# ANG
# "FLORANTE at LAURA"

*Pahapyaw na Pagsuri sa Marikit na Awit na Pinamagatang*

BUHAY NA PINAGDAANAN NINA
FLORANTE AT LAURA



Akda ni

**JOSE MARIA RIVERA**

Pangunang salita ni

**JULIAN C. BALMASEDA**



Mayo 4, 1934
Tundo, Maynila.

# ANG
# "FLORANTE at LAURA"

Pahapyaw na pagsuri sa marikit na awit na pinamagatang "Buhay na Pinagdaanan nina Florante at Laura," na kinatha ng Hari ng mga Makatang Tagalog, Gat.

**FRANCISCO BALTAZAR (Balagtas)**

Ang tinaguriang "Sisne ng Panginay."

---

**Akda ni**

**JOSE MARIA RIVERA**

Pantás sa Akademya ng Wikang Tagalog, Pangalawang Pangulo ng "Balagtasiana" at kasapi sa mga samahang "Ilaw at Panitik", "Diwang Ginto" at iba pa.

---

Mayo, 4, 1934.

Tundo, Maynila,

K. P.

## PATALASTAS

*Aring tunay ng may-akda.*
*Pag-uusigin ang mga siping walang tatak.*

1963 1113

# LIHAM SA MAY-AKDA

Maynila, Pebrero 19, 1935

*Katotong Pepe*:

Binabati kita—kahi't na ang pagbating ito'y ipangasim ng mukha ng ilan—sa pagsasaaklat ng iyong panayam na binasa sa magkalakip na parangal na handog ng *Manila Chamber Music Society* at ng BALAGTASIANA sa kaarawan ni Balagtas. Ako'y naiiklian sa iyong panayam. Ang mga ganitong akda'y kailangang maging ganap at puspusan at di yaong gaya nga ng sabi mo'y *pahapyaw* lamang. Malaon ko nang hinahanap sa ating mga manunulat ngayon, maging sa mga "naputungan na at sinabitan" ng karangalan sa pagkamanunulat na ang mga lalong lihim na hiyas ng ating Wika ay kanilang hanguin sa liblib na kinatataguan upang ipakilala sa kabataang ngayo'y nagsisipagsikhay sa pagbibigay-ngalan sa ating Wika. Datapuwa't hangga ngayon ay iilan-ilan lamang ang nangangahas, at kung mayroon ma'y paurung-sulong pa.

Salamat at kahi't unti-unti at paha-pahapyaw ay nagkakaroon ka ng lakas ng loob na bumago sa kinalalasingang landas ng marami. ¡Maanong mapawí na ang sugapa ng karamihan! ¡Mamulat na sana sila sa namamanaag na araw ng ating Wika pagdating ng bagong pamahalaan!

Ang ating Panitikan ay totoong sagana sa nag-iinamang nobela at mga kuwento at sa nagpapatayugang mga tula. Ang malaking kulang sa ating ay ang paghahalungkat sa mga natatagong kayamanan ng sariling wika at ang kawalan ng masakit sa mga akda ng mga manunulat na yumao.

Hindi ka kaya naniniwala sa akin, kaibigang Pepe, na kailangang tayo'y bumuo ng isang "circulo" ng ilang manunulat

na sadyang may hilig sa pagsulat ng mga 'biografia' at 'bibliografia' o 'bio-bibliografia' upang matipon ang mga nasulat ng mga nasirang Eusebio T. Daluz, Maximino de los Reyes, Gerardo Chanco, Valeriano Hernandez-Peña, Jose Corazon de Jesus, Juan L. Arsciwals, at ng di natin malilimutang Rosauro Almario? Ang pangyayaring ikaw ay nariyan ngayon sa Aklatang Pangbansa, sa ganang aki'y isang mainam na panahong dapat samantalahin. Ang mga yumaong manunulat na nasabi, katulad din ng mga Poblete, mga Sequera, mga Guzman, mga Remigio, at dito'y kabilang na ang kayayaong Patricio Mariano, ay di malalaon at malilimutan na ng isipan ng madla. Kapag nagkagayon ay di-malayong ang kanilang mga akda'y mauwi lamang sa sinasabing—

*"katulad ng letrang sinulat sa tubig"*

na ni bakas man ay wala na tayong matutunton balang araw.

Inuulit ko: Binabati kita sa iyong ginawa. Bayaan mong magtawa ang mga di-nakayayari'y nakasisira pa. Ikaw ay magpatuloy habang ikaw'y pinauutang pa ng kaunting buhay ng D. L. N. S. at baka sakaling sa "kinapupukpok sa bakal ay maging patalim din".

Sumasaiyo nang boong puso,

J. C. BALMASEDA
Kasapi sa BALAGTASIANA

# Ang "FLORANTE at LAURA"

Magagandang Binibini:

Mga panauhing pandangal:

Mga giliw na kasama sa Panitikan:

Sa madlang karangalang sa di man dapat ay aking natanggap, buhat nang yaring abang pagkatao ay mapabilang diyan sa pinamamagatang mga Kawal ng Panulat, ang iniatang sa akin ng mga kasama sa BALAGTASIANA, lalu na, ng tanyag na manunulat na si G. Jaime C. de Veyra, upang sa dakilang pagkakataong ito, sa pagbubunyí sa Hari ng mga Makatang Tagalog, na si Gat. Francisco Baltazar, ay ako ang manuparang bumasa ng isang panayam, tungod sa isang maliming pagsusuri sa pagkakatula, linalaman at ayos ng mga linikhang tauhan, sa marikit na awit, na kilala sa lalong kasuluksulukan ng Pilipinas na pinamagatang: Buhay na pinagdaanan nina FLORANTE AT LAURA. Dangan at ang aking katauhan ay talagang ilinaan sa paglilingkod sa mga tapat na kaibigan, disin ay tinanggihan ko ngayon ang kanilang pithaya sa akin, sapagka't, ang napakaselang na gawaing ipinatutupad sa akin sa pagkakataong itó, ay matapat kong sinasabi sa inyó na lubhang napakalakí sa abót ng aking kakayahan, at, kung tunay mang sinangayunan ko ang gayon, ay sa nais na ako'y makapagbigay minsán pa sa mga kasama sa Panitikan, na siyang nagsipagatas na tupdin ko ang sa ngayon ay tutuparin nang buong puso, sa pag-asang kayo naman ay matututong magparayá sa kadahupan ng aking nakayanan.

Pagkatapus ng ganiyang mga pagtatapat, sa kapahintulutan ninyó, mga maginoo, ako'y magsisimula.

*ANG AYOS NG PAGKAKATULA.*

Una kong pag-uukulan ng kurukuro sa pagkakataong itó ay ang ayos ng pagkakatula ng FLORANTE AT LAURA.

Ang tulang ginamit ni Francisco Baltazar sa kanyang marikit na awit na pinamagatan ng gaya na ng inyong nalalaman, ay siyang lalong pangkaraniwang gamitin nang mga panahong yaon, na lalong kilala sa tawag na lalabingdalawahing pantig, at siyang sa mga paglalahad y wastó at angkop na angkop.

Tunay ngang, nang mga panahong isinilang ang FLORANTE AT LAURA ay mayroon din namang mga mangangathang gumamit ng ibang mga pantig, gaya baga ng tinatawag na wawaluhin (octasilabos) na siyang ginamit naman ni Huseng Sisiw sa kuridong PRINSIPE BALDOVINO; ang sa lubhang kilalang awit na IBONG ADARNA na katutubong awit ng mga taga-Silangan, gayon din naman ang KAMAHALMAHALANG PASION NG ATING PANGINOONG HESUKRISTO ng napabantog na si Pari Mariano Pilapil. Nguni't, ang gayong pagkakagamit, ay hindí lubhang nagtagal, marahil ay dahil sa pangyayaring, sa naturang wawaluhing pantig, ay hindi lubos na naibibigay ang lalong kailangang kaluwagan, upang buong linaw na mailahad ang damdaming tinataglay sa puso ng isang makata, at sa kaniyang mga pagpapailanlang sa langit na bughaw ng mga salamisim, ay umabot sa paglipad sa lalong mataas na tugatog ng Parnaso.

Kung isasa-alagata natin ang pangyayaring ang naturan ding pari Mariano Pilapil, sa mga pananalanging kanyang inilagay, bilang panghuli sa nababanggit na PASIONG MAHAL, gayong ang mga linalaman ng mahal na aklat ay pawang mga tulang wawaluhin ay hindi rin naigtaran ang paggamit sa maliwanag na tuluyan, sa pagnanasang ang mataas na indayog ng *inspiración* na humalik sa kanyang maalab na noo ng pagkamakata, ay lubusang mailahad ang kanyang mataos na dalangin, na sa aking palagay, ay sukat ang basahin, upang mahinuha pagkatapos, na si pari Mariano Pilapil, ay hindi lamang ma-

talinong alagad ng relihiyon katolika, kundí, pinatotohanan din namang siya'y isá na sa mga makatang pangbihira nang mga araw na yaon.

Sa saineteng sinulat ni Francisco Baltazar, na pinamagatang "La India Elegante", ay hinaluan din ito ng mga tulang wawaluhing pantig, na gaya baga nitó:

*Hirap nitóng pasa pistá*
*na walang kinakasama,*
*ano mang makitang sayá*
*malungkot di't di masiglá.*

Sa isang tugmang aking kasisipi lamang, ay totoo ngang nababakas ang maririkit na kaisipang ninais ipagkaloob sa kaniyá ng kumatha. Malinis nga ang pagkakatula at karapatdapat sa ngalan ni Francisco Baltazar, nguni't dapat din namang ipagtapat na walang tamís na katulad baga nitong:

*Patawad poon ko kung yaring halinghing*
*Sa masayang iyong puso'y humilahil!*
*Di ko kasalana't udyok ng pag-giliw,*
*Walang magagawa kundí ang dumaing!*

Ang bawa't talata sa tulang aking sinipi ay naglalahad nang buong luwag sa pagkakatula, at, dahil sa matapat na pagliyag ay kaniyang nasabing:

*Walang magagawa kundí ang dumaing!*

Nguni't, tayo'y magpatuloy sa pagsuri sa mga tuláng ginamit ng makatang Francisco Balagtas.

Sa hinabahaba ng pagsasalaysay na ginawa sa kaniyang FLORANTE AT LAURA sa pamamagitan ng mga maririkit na tulang lalabingdalawahing pantig, ni isa man sa mga tula ay wala tayong mahahalataan baga ng pagkapilit, alalaong baga'y ng matatawag nang hilako.

Ang paglalarawang kaniyang ginawa'y matatawag na huwaran, halimbawa'y, sa pamamagitan ng kaniyang marikit na tula'y iguhit ang ayos ng gubat na siyang simula ay napakainam. Dingin natin:

*Sa isang madilim gubat na mapanglaw,*
*Dawag na matinik, na walang pagitan,*
*Halos naghihirap ang kay Febong silang*
*Dumalaw sa loob na lubhang masukal.*

Ang pagkakalarawang iyan sa gubat, sa ganang akin, ay napakainam at lalung marikit kung pag-uukulan natin ng isang wastong pakahulugan. Sa aapat na talatang iyan ay kaniyang nakuhang iguhit, gaya baga ng isang tunay na sanáy sa pintura, ang buong kaluluwá ng isang totoong gubat. Sa kaniyang sinabing:

*Dawag na matinik, na walang pagitan*

ay tiyakang naipakilala ni Balagtas ang kaniyang pagkamakatang matalino. Ang

*Dawag na matinik, na walang pagitan*

ay sapat na, upang mahulo, na ang simula ng pangyayari ng awit na ilalarawan, ay sa isang gubat, na ang mga sinag ni Febe'y naghihirap makarating dahil sa ang kaniyang *dawag*, bukod sa *matinik, ay walang pagitan!*

Násabi ko sa mga unang dako ng panayam na itong, bukod sa kagandahan ng mga tulang ginamit ng Hari ng mga Makata sa kaniyang FLORANTE AT LAURA, ay wala rin namang mahahagilap na tula sa alin man sa kaniyang mga talata na matatawag na pilit, kung kaya't minsan pang masasabing, ang pagkakatula sa FLORANTE AT LAURA ay walang pinag-iwan sa maalamat na ilog-Pasig natin, na panay ang pag-agos ng

kaniyang tubig, at bukod sa malinaw, ay masarap inumin dahil sa taglay na tamis.

At, hindi katakatakang, nang mga araw na yumao, kung ang isang naniningalang pugad ay magtanong sa kaniyang mga magulang sa, kung anong babasahin ang dapat niyang bilhin, ang mga kinukunang sangguni'y walang itinutugon kundí: Basahin mo ang FLORANTE AT LAURA, ó dili kaya naman ay ang mga awit na kinatha ni Huseng Sisiw, gaya baga ng D. GONZALO DE CORDOBA.

*ANG LINALAMAN NG "FLORANTE".*

Kung pakasusuriin ng isang mahiligin sa pagbabasá'y ang linalaman ng aklat na sanhí ng mga talatang itó, ay sapilitang sasapit sa wakas, sa ganitong paghuhulo: Na ang awit ay isang walang patlang at napakahahabang salaysay ng mga pangyayaring nababalot ng lungkot at lagim...!

Sa pasimula pa lamang ng awit; sa marikit na alay ng makata sa kaniyang Paraluman ay ganitó ang saad:

*Kung pagsaulan kong basahin sa isip*
*Ang nangakaraang araw ng pag-ibig....*

ay walang salang ipalalagay na ang kaniyang tatalusing kasaysayan, ay isang tuhog ng mga himutók, hinagpis at dalamhati. Isang aklat na sakdal-lungkot.

At, ang gayong palagay ay sapilitan nating tatanggaping siyang wastó, sapagka't ang mga salaysay na sa kaniyang mga dahon ay sakdal husay na nagawa ng Sisne ng Panginay, ay mga dahong pigta ng luha ng nagdusang Duke Florante; ni Aiading inagawan ng sinta ng kaniyang ama; ni Laurang sanhí ng mga sigalot nina Florante at Adolfo, at saká si Fleridang sana'y nakitlan ng buhay, dahil sa pagtangging maging asawa ng ama ni Aladin, ang lahat ng iyan ay mga taong kumikilos, gumagalaw at may mga kani-kaniyang tungkulin sa mga dahon

ng awit. Silang lahat ay pinaluha ng malikot na si Kupido, gaya ng patotoo sa mga tulang ito:

*Oh, pagsintang labis ng kapangyarihan*
*Sampung mag-ama'y iyong nasasaklaw,*
*Pag-ikaw ang nasok sa puso nino man,*
*Hahamaking lahat, masunod ka lamang!*

Sa palagay ko, ang mga katagang iyan ay siyang lalong angkop na itugon sa palasak na tanong na: ¿Ano ang pag-ibig?

Nguni't, sa aking pagkukuro, kung tunay mang ang FLORANTE AT LAURA ay isang aklat na ilinalarawan ang mga pahirap na dulot ng pag-ibig, bukod pa riyan, ay mayroong ibang layon ang awit na nababanggit, at iyan nga'y, ang mailarawan ang mga kabandayan at madlang pagmamalabis ng mga taong nang dumating dito ay nagsipaglahad ng watawat ng pag-ibig sa sangkatauhan; kabaitang walang kahulilip, bago'y mga lobong maninila at mga ulupong na lumikha ng madlang kahidwaan dito sa Pilipinas.

Sa aking palagay, ang FLORANTE AT LAURA, ay isang aklat na punó ng talinghagang pinagtaguan ng mahigpit na pagbaka sa kasamaan at panglulupig nuong mga taong walang bayan at walang Diyos na kinikilala 'kundi ang salapí...!!

At, samantala, si Florante ay ating maihahalintulad sa buháy na larawan ng mga makabayan nating nagpunyagí, buhat pa sa mga una nating manghihimagsik, na gaya ni Magat-Salamat, na tumanggging kumilala sa kapangyarihan ng Espanya!

Halimbawa, ang mga tulang aking sisipiin ngayon, ay isang patunay sa nasabi ko sa itaas:

*Mahiganting langit! Bangis mo'y nasaan*
*Ngayo'y naniniig sa pagkagulaylay,*
*Bago'y ang bandila ng lalong kasamaan*
*Sa reinong Albania'y iniwawagayway!*

Sino ang hindi magpapalagay na ang Albaniang binabanggit, ay hindí ang tunay na larawan nitong Pilipinas? Nguni't, magpatuloy tayo:

*Sa loob at labas ng bayan kong sawi*
*Kaliluha'y siyang nangyayaring hari,*
*Kagalinga't bait ay nalulugami,*
*Ininis sa hukay ng dusa't pighati.*

Sa katagang iyan, ay lalong nabubuhay ang mga palagay at sapantaha na ang awit ay nagtataglay na talaga ng isang tunay na uring pulitiko, sapagka't ang hinaing na iyan ay siyang talagang nangyayari dito sa ating bayan.

*...Kaliluha'y siyang nangyayaring hari...*

**ang siyang tulang isinabibig ng makata, kay Florante, matapat na hinaing ng ating mga kababayan; hiyaw na nagbubuhat sa kaibuturan ng kanilang mga pusong sindal na sa dusa...!**

Sa sumusunod namang mga talata'y, gayari **ang nasasabi:**

*Ang magandang asal ay ipinupukol*
*Sa laot ng dagat ng kutya't linggatong,*
*Balang magagaling ay ibinabaon,*
*At inililibing ng walang kabaong...!*

Hindi baga ito'y, isang masakit na pasaring ng makata, sa mga praileng pawang mga kabalbalan ang pinaggagawa dito sa Pilipinas?

*Nguni ay ang lilo't masasamang loob,*
*Sa trono ng puri ay inaluluklok,*
*At sa balang sukab na may asal hayop,*
*Mabangong incienso ang isinusuob!*

Ang kaniya pang sabi, at sa mga talatang iyan naman, ay lumilitaw na lubhang maliwanag na ang pagtudlá sa:

*Nguni ay ang lilo't masasamang loob...*

ang kaniyang pasaring ay naging tiyakan na, at hindí na natatakot; ang tinutukoy ay yaong mga taong nagsabog ng kasamaan dito sa atin na sa halip parusahan dahil sa mga pinaggagawa ay:

*Sa trono ng puri ay inaluluklok!*

Datapwa't kung mayroon pang pag-aalinlangan sa pagpapalagay na ang FLORANTE AT LAURA ay isang aklat na may ibang layunin, ang mga sumusunod naman ay sapat nang halimbawa:

*Kaliluha't sama ang ulo'y nagtayo,*
*At ang kabaita'y kimi't nakayuko,*
*Santong katuwira'y lugami at hapo*
*Ang luha na lamang ang pinatutulo.*

*At ang balang bibig na binubukalan*
*Ng sabing magaling at katotohanan,*
*Agad binibiyak at sinisikangan*
*Nang kalis ng latong dustang kamatayan!*

Ang mga tulang katatapos kong sipiin, ay isa pa ring patotoo sa aking haka, na ang kaniyang tinuturol sa mga tulang iyan, ay dili nga ibá kundí ang mga taong payak na kahidwaan ang ipinamalas at ginawa rito sa atin; ang mga lagi na'y naging kaaway ng mga pilipino.

Kung ang uri ng pagkakasulat ay lubhang maayos; at ang mga tula'y kahangahanga sa linis at luwag, ay laló pa manding kaakit-akit ang diwang makabayang nang mga araw na yaon ay naipasok sa kaniyang aklat, na, kung maliit man sa tingin, ay malaki, napakalakí ang halaga niyá sa sangkatauhan. May mga aral na napapasok sa FLORANTE AT LAURA, na ang lalong magiting sa ating mga kapatid, si Dr. Rizal ay humanga

at hindi naiwasang banggitin sa kaniyang aklat na walang kamatayang NOLI ME TANGERE, yaong:

*Kung ang isalubong sa iyong pagdating*
*Ay masayang mukha't may pakitang giliw...*

at saká yaong:

*Ang laki sa layaw karaniwa'y hubad,*
*Sa bait at muni't sa hatol ay salat...*

ay mga katotohanang hindi maaaring ikailá.

## *ANG MGA TAO NG "FLORANTE AT LAURA"*

Bago ko tapusin ang panayam na itó, mga gilíw na nakikinig, ay itulot pa ninyo sa akin ang mga ilang sandalí, na mapag-ukulan ko ng kaunting kuru-kuro pa ang ilan sa mga taong linikha ni Francisco Baltazar sa kaniyang marikit at isá na sa mga tampok na aklat ng ating sariling Panitikan.

Ang mga lalong litaw na tauhan sa FLORANTE AT LAURA, ay itong mga sumusunod: Duke Florante; Prinsesa Laura; Konde Adolfo; Prinsipe Aladin; Prinsesa Flerida at Minandro. Bukod diyan sa aking mga nabanggit na'y mayroon pang ibang mga tauhan ang awit, nguni't sa dahilang walang gaanong tungkuling tinutupad sa aklat na likha ng makata, ay siya ko na lamang mga babanggitin at pag-uukulan ng panahon sa pagsuri.

Ang pangunahing tauhan sa awit, ay dili iba kundí ang Duke Florante, na sa isang lalang ó patibong na inaumang sa kaniya ni Konde Adolfo, ay nakuha siyang maipapiit at maagaw na saglit ang korona ng kaharian ng Albania. Dugong mahal palibhasa, kung kaya't, naging maramdamin siyá, lalo na sa dagok ng mga pakanang iniumang ni Adolfo, na ang kinakatawang tungkulin sa awit ay ang pangkaraniwang tinatawag

na *contra-vida.* Inyong mapupuna marahil na ang kaugalian ng Duke Florante, sa hinabahaba ng salaysay, ay ang sa isang taong, pawang hinagpis ang lumalabas sa kaniyang mga labi. Buhat sa kaniyang kabataan, ang kabuhayan niya'y naging isang saglit-saglit na mga kabiguan sa buhay, at iyan ang sa palagay ko'y, naging isang tunay na saligan pinagbabatayan ng maraming pumuná sa awit ni Baltazar, sa pagsasabing, si Duke Florante ay isang taong walang inugali kundí ang maghinagpis at lumuha sa mga dalahamting umaló-aló sa kaniyang pagkatao. Nguni't kung tunay mang ang gayong palagay ay siyang nababakas sa kaniyang salaysay na ginawa, ay alin ang ipagtataka? Hindi baga't kung sindal na ang puso sa madlang hinagpis at linggatong; kung sikingsiki na ang kabuhayan at ang pagdurusa'y siyang namamayani, at waring ang kamatayan ay kusang nagpapakalayó sa tao, ¿hindi baga wastong tumangis? Ang luha'y hindi nangangahulugan ng kahinaan ng loob at kaliitan ng puso. Manapa'y nangangahulugan na, dahil sa mga pagdurusang tinatamo, ang luha'y ilinalarawan at saksí ng samá ng loob; ang paghihiganting hindi maitugon sa mga taong umaapí sa kaniya! At hindi ko rin naman kaliligtaang ibalita sa inyo sa pagkakataong ito, na sangayon sa mga patunay na aking tinanggap, umano ang unang pamagat na isinulat ng Hari ng mga Makatang Tagalog sa awit niya ay hindi FLORANTE kundí PLORANTE, na buhat sa berbong latin na *Ploro* ang ibig sabihin ay umiyak.

Nang si Duke Florante, ay mailigtas na ni Aladin, ang prinsipeng mananagumpay ng mga moro, sa isang tunay na kapahamakan, sapagka't siya'y sisilain na lamang ng dalawang mabangis na leon, nang pagsaulan ng kaniyang pagkatao at imulat ang kaniyang mga mata at makitang siya'y na sa kandungan ng nagligtas sa kanyá, ay nagturing ng ganito:

*Sino? Sa abá ko't nasa-morong kamay!*
*Ibig na iigtad ang lunong katawan,*
*Nang hindi mangyari'y nagngalit na lamang!*

Sa katagang iyan, ay nailarawan ni Balagtas ang napakalaking *intransihensiyang* taglay sa puso noon ng isang kristianong tulad ni duke Florante at ang laki naman ng puso ni Aladin, sa kaniyang pagtugong:

*Sagot ng guerrero'y huwag na mangamib*
*Sumapayapa ka't mag-aliw ng dibdib,*
*Ngayo'y ligtas ka na sa lahat ng sákit*
*May kalong sa iyo'y ang nagtatangkilik.*

*Kung nasusuklam ka sa aking kandungan,*
*Lason sa puso mo ang hindi binyagan,*
*Nakukutya akóng di ka saklolohan*
*Sa iyong nasapit na napakarawal.*

*Ipinahahayag ng pananamit mo*
*Taga Albania ka at ako'y persiano,*
*Ikaw ay kaaway ng baya't sekta ko,*
*Sa lagay mo ngayo'y magkatoto tayo.*

*Moro ako'y lubos na taong may dibdib,*
*Ay nasasaklaw rin ng utos ng langit,*
*Dini sa puso ko'y kusang natititik*
*Natural na* leing *sa abá'y mahapis.*

Sa tugong ito ni Aladin, ang matapang na morong nagligtas kay Florante, ay ipinakilala ng makata ang larawang tunay ng taong marunong tumupad sa kaniyang tungkuling pagkatao, lalo na nang magsulit pa ng:

*Anóng gagawin ko'y aking napakinggán*
*Ang iyong pagtaghoy na kalumbaylumbay,*
*Gapós na nakita't pamumutiwanan*
*Ng dalawang ganid, ng bangis na tangan.*

At, hindi lamang iyan. Ang kaniyang hinanakit na:

*At kung kay Flerida'y iba ang umagaw*
*At dí ang amá kong dapat na igalang,*
*Hindi ko masabi kung ang pikang tangan*
*Bubuga ng libo't laksang kamatayan!*

ay naglalarawan din naman na gayong siya'y inaapí ng kaniyang amá, ay hindi rin nagawang ipagtanim yaon, kundi nagturing pa ng:

*Liban na kay amá ang sino ma't alin*
*Ay di igagalang nang tangang patalim!*

Minsan pang pinatunayang siya'y isang totohanang lalaki: isang maalam-tumugon sa madlang pangangailangan ng ibá. Ang ipinagkakaibá lamang ng dalawang tauhang itó ng awit, ay ang pangyayaring, samantalang si Florante ay isang taong taglay sa puso, ang mga alamat ng *kristianismo,* si Alading kung sabihin ay hindi tunay na diyos ang sinasamba ay siya pang nakatatalos at nakahuhulo sa mga gawaing pangkapuwatao! ¡Balintunang pangyayari! Ang di binyagan ay siya pang nagbigay ng mabuting aral sa binyagan!

Sina Laura at Flerida, dalawang babaing kapuwa pinagusig ng masamang kapalaran, sa wakas ng kanilang mga pagtitiis, ay nakuha ring magtagumpay. Ang pagkakalarawan sa dalawang ito ay napakainam at lubhang maayos!

Si Minandro'y, isang matapat na kaibigang sa lahat ng saglit ay lumaang tumulong kay Florante, buhat pa sa kanilang kabataan hanggang sa huling saglit na matamó niya ang tagumpay at maidulot kay Florante ang ganap na pananalo laban kay konde Adolfo, ang larawan ng taong masamá, mainggitin at may hidwang paguugali.

Hangaan nga nating minsan pa, ang bantog na awit na FLORANTE AT LAURA, na kinatha sa pamamagitan ng mariririkit at malinis na tulang tagalog, na siyang bumagtas ng ibang landasin sa ating Panitikan Tagalog at nagbigay ng ibang

hugis sa ating mga babasahin noong araw, na pawang nagsasapul lamang sa pananawgan sa kung sinosinong mga santó.

At, samantalang sa mga pilipino'y buháy at naglalatang ang diwa ng bantog na makatang kumatha ng FLORANTE AT LAURA; habang may kabataan tayong humahanga sa SISNE NG PANGINAY at nanununton nang buong puso sa mga pinagdaanan ng makata, at sinusundan nila sa indayog ng pagtulá ang taas ng lipad ng ating marahas na Limbas at hinahanap sa karurukan ng mga panganorin ang mahiwagang salamisim ng mga tulain; habang mayroon tayong kabataang namimintakasi sa aliwiw ng ating mga batisan; sa yumi ng mga sampaga at ganda ng ating mga dalaga; habang mayroon tayong mga makatang taga-awit ng kadalisayan ng pag-ibig; ng mararahas na daluyong; ng katutubong tapang ng ating mga bayani at nagpapunyaging ang Wikang Tagalog, ay maihatid sa tugatog ang wikang inialó ng mga irog na magulang, buhat sa kamusmusan natin, ang wikang iyan ay hindi maaaring mamatay kailan man!

At, sa wakas nitong aking bansot na panayam, mura at walang katas ay akin muling babanggitin ang isa sa kaniyang maririkit na tulang:

*Ahon sa dalata't pangpang na nagligid*
*Tonghan ng lira yaring abang awit;*
*Na nagsasalitang búhay ma'y mapatid*
***Tapat na pagsinta'y hangad na lumawig....***

**MARAMING SALAMAT.**

---

(*) Panayam na binasa ng may-akda sa Lamayang idinaos sa "Manila College of Pharmacy" bilang parangal sa Hari ng mga Makatang Tagalog na si Gat. Francisco Baltazar (Balagtas), nuong ika 7 ng Mayo nang taong 1934, bilang pinaglakip na handog ng mga samahang MANILA CHAMBER OF MUSIC SOCIETY at BALAGTASIANA.

# BALAGTASIANA

(*Exponent of Philippine Literature, Arts and Culture*)

**Officers and members with their distinctive departments, viz:**

———oOo———

Hon. NORBERTO ROMUALDEZ
*General Adviser*

Dr. JOSE P. BANTUG
*President*
(Department of Archeology)

Mr. JOSE MA. RIVERA
*Vice-President*
(Department of Historiography)

Mr. GUI. Y SANTIAGO-CUINO
*Secretary*
(Department of Vernacular Poetry)

Prof. ANTONIO J. MOLINA
*Treasurer*
(Department of History of Music)

Mr. JOSE N. SEVILLA
*Representative*
(Department of Philology)

Mr. JULIAN CRUZ BALMASEDA
*Representative*
(Department of Tagalog Language)

Mr. PATRICIO MARIANO +
*Representative*
(Department of Vernacular Drama)

Prof. GABRIEL A. BERNARDO
*Representative*
(Depts. of Philippine Folklore and Bibliography)

Dir. EULOGIO B. RODRIGUEZ
*Representative*
(Department of Philippine History)

Dr. EUFRONIO M. ALIP
*Representative*
(Department of Oriental History)

Mr. José P. Santos
*Representative*
(Department of Philippine Biography)

Prof. Jaime C. de Veyra
*Representative*
(Department of Filipino Literature in Spanish)

Prof. Vicente M. Hilario
*Representative*
(Department of Filipino Literature in English)

Prof. Nicanor Abelardo +
*Representative*
(Department of Musical Composition)

Dr. Francisco Santiago
*Representative*
(Department of Philippine Music)

Dr. Jose S. Navarro
*Representative*
(Department of Painting)

Mr. Guillermo E. Tolentino
*Representative*
(Department of Sculpture)

Dra. Maria Paz Mendoza-Guazon
*Representative*
(Department of Sociology)

Dr. Ricardo A. Reyes Jose
*Representative*
(Department of Tagalog Gramar)

Mr. Deogracias A. Rosario
*Representative*
(Department of Short Story)

Mr. Vicente Alvarez Dizon
*Representative*
(Department of Graphic Painting)

Mr. Sofronio G. Calderon
*Representative*
(Department of Ethnology)

**Address:** **BALAGTASIANA**
c/o Publicity Dept.
Bureau of Health
Manila.

Kathâ ni ISABELO DE LOS REYES

# ANG SINGSING
NANG
# DALAGANG MARMOL



Ó SI

# LIWAYWAY NG BALIWAG

MGA NANGYARI SA PAGHIHIMAGSIK

Ipinagbibili ng 20 cts. sa daang P. Rada, 467, Tundo.

# ANG SINGSING

NANG

# DALAGANG MARMOL

## Mañga nangyari sa Paghihimagsik

SINULAT MUNA SA WIKANG TAGALOG NG KAGALANGGALANG NA Isabelo de los Reyes SA PAHAYAGÁNG Ang Kapatid ng Bayan, BAGO ISINALIN NIYÁ SA WIKANG KASTILÁ SA PINAKA FOLLETÍN NANG El Grito del Pueblo NOONG TAÓNG 1905. SAPAGKÂ'T NAWALÂ ANG UNANG ORIGINAL, AY MULÍNG SINALIN SA WIKÁNG TAGALOG

NI

**Cárlos B. Raimundo**

MANILA 1912



TIP. SANTOS Y BERNAL
Ave. Rizal 414 Sta. Cruz



## Sa kay LIWAYWAY nĝ Baliwag.

*Magandáng Binibini:*

Sa bilang nĝ páhayagáng tagalog *Ang Kapatid nĝ Bayan* na nauukol sa iká 14 nĝ Septiembre nĝ 1905, nábasa ko ang isáng lathalà na ganitó ang sinasabi:

"Nagíng dahil nĝ mapupusok na paghahakà ang mainam na kathâ, (novela) na sa pamamagitan nĝ lagdâ nĝ isáng kilaláng mánunulat ay aming inihahayág, at ipinalalagáy nĝ iláng *tiktík* na ang *Dalagang Marmol* ay nanánagisag sa *kapalaran nĝ Filipinas*, na bagama't nĝayo'y tila tumatalikód sa kaawà-awà nating bayan, nĝnni't sa wakás ay gaganapín din ang kanyáng pakiki-isáng dibdib kay Pusò (táong may malakíng kabuluhán sa kathâ) na alinsunod sa mĝa *tiktik* ay nanánagisag naman sa kahulugán nĝ Diwà ó nĝ Mithî nĝ bayang tagalog.

"May balità kaming sinalin na raw sa wikàng ingles.

"Nĝunì, sinasabi naman nĝ mĝa tagá Bulakán na ang *Dalagang Mármol* ay walâng ibá kundî si binibining *Liwayway* na tagá Baliwag, pagkâ't ang kanyáng mĝa kagandahang iginuhit ay siyá lamang tumútugón sa mĝa pagkakakilanlán sa katauhan nĝ násabing binibini.

"Talagáng túnay nĝâng nakahahangà ang kagandahan nĝ dalagang *Liwayway*, nĝunì't dî namin nababatíd kung síyá nĝâ ang tinútukoy nĝ nasabing mánunulat, at ang amin lamang masasabi ay yumaon na itó sa España. Sa kanyá sana tayo makapagtanóng."

At sa *El Grito del Pueblo* nĝ iká 20 nĝ sinabing buwán ay napalathalà naman, na dalawáng piling Gurô sa pagtugtóg ay nagsikathâ nĝ isáng "Tanda de Vals" na kuha sa guníguní nĝ kaniláng pagkabasa sa kathâng násabi at yaó'y sadyâng sa inyó nilá ipinatungkól.

Ang mḡa balitàng it'óy nakaguló nḡ aking isipan kayà akó humanap tulóy at nakakita namán sa mḡa natitipon nḡ násabing Pahayagán nḡ isáng aklát, na túnay nḡà't matatawag na mḡa nangyari sa Paghihimaksík natin nḡ 1899 ang linálamán, nḡuni't kun tátarukín ay makikitang kahalò ang isáng malimìng pagaaral sa mahalagá at tanḡìng ugalì nḡ ating mḡa kawiliwiling babai; kahit ang anyô ó ayos sa malayò pa'y naghihimatóng gawâ nḡ isáng dakilàng mánunulat na may lubós kinabatirán sa ating mḡa kasaysayan.

Ilinalahad nḡ kathâ, na bagamán parang *mármól* ó *hielo* ang babaing tagalog dalá nḡ malakíng kahirapan kun ligawan, dapwâ't kung umibig ay may káya namáng magtiís sa lahát nḡ hirap.

Akin nḡâng tinagalog, at yamang ikáw pô ang itinuturò nḡ inyóng mḡa kababayan na parang *Dalagang Mármol*, sa gayó'y walâ nḡ ibá pang marapat paghandugán nitóng aking pinagpagalán kundî kayó, bagamán dì ninyó kilalá ang aking katauhan.

CARLOS B. RAIMUNDO.





# Ang Singsing

# Nang Dalagang Marmol

## I.

Matápus ang kasindáksindák na labanáng nangyarì sa mg̃a tagalog at americano sa Kingwá, lalawigan ng̃ Bulakán, ng̃ iká 23 ng̃ Abril ng̃ 1899, na siyáng ikinápatáy kay Coronel Stotsenburg, sa Capitán at ibá pang mg̃a kawal americano, kamíng mg̃a tagalog naman ay nagsiurong sa Sibul, at sa isáng bahay-gamutan ng̃ aming mg̃a kawal ay nátagpuán ko ang isáng matapang na pinunòng tagalog na bahagyâ náng makagaláw at makapagsalitâ dahil sa marami niyáng súgat. Malakí ang awà sa kanyá ng̃ lahát ng̃ táong nang̃aroroón at siyá na lamang ang napagúusapan at lubós nápupuri dahil sa kanyáng kabihasnán sa pakikilaban at sa kapusukan sa mg̃a pakikipagsagupà; at sa katotohanan kahit mamámatáy na lamang ay pilit pa niyáng napaúrong ang malalakás naming mg̃a kaaway.

Nang aking matantô ang labis na paglilingkód ng̃ bayaning itó sa ating Bayan, ay pinagsikapan kong siyá'y alagàan, bagamán walâ akóng pananalig na siyá'y maáarì pang mabúhay.

Ng̃unì't aywan kun sa kabagsikán ng̃ bisà ng̃ tubig sa Sibul, ang pinunòng itó na Pusò ang pang̃alan, isáng araw ay idinilat ang mg̃a matá at nagsalitâ ng̃ ganitó:

—Sino ka man pô, maawàíng kapatíd na nag-áalagà sa akin, kayó'y pinasásalamatan ko, at ipinamamanhik sa inyó na huwág mo na pông lubhâng pagsikapang akó'y agawin sa mg̃a kukó ng̃ kamatayan, pagkâ't batíd kong dî akó mabubúhay dahil sa aking mg̃a súgat, at lalòng-lalò pa dahil sa kainitan ng̃ lupàing itó. Ng̃uni't nápakatamís sa akin ang mamatáy sa paglilingkód sa kapús-palad nating Bayan.

Akó na kaylán ma'y dî nakababatíd kun paano ang pagiyák ay kusàng tumulò ang luhà ko't niyakap ang bayaning halos ay naghíhing̃alô at aní ko:

—Huwág ka pông mang̃ambá matapang na pinunò pagkâ't nagsísimulâ na kayó sa isáng panggaling.

—¿Mang̃ambá ang sinabi ninyó—ang sagót ni Pusò—Dî ko nakikilala ang pang̃ambá ni ang tákot ng̃uni, kun inyóng mababatíd giliw na kaibigan ang lihim ng̃ luntáy-luntáy kong pusò, marahil kayó rin ang tutúlong dalá ng̃ inyóng pagkahabág, upang madalîín ang pagkamatáy ko.

At ng̃ masábi ang ganitó'y itinurò ang kanyáng singsíng sa dalirì at bago nagpatuloy:

—Kaibiga't kapatíd; ipinamámanhík ko sa inyóng mangyaring pag-ing̃atan ang singsíng na itó pagkamatáy ko, ng̃ dî maalís sa aking bangkáy at málibíng na kasama ko. ¡Ay katoto! Kun inyóng málalaman ang pinangg̃alingan ng̃ singsíng na itó . . .

Hindî itinulóy ng̃ pinunò ang pagsasalitâ pagkâ't dî napigilan ang kanyáng luhà sa pagkáalala ng̃ mg̃a kapaitang kanyáng linálasáp. Inalagatâ kong siyá'y kusàng libang̃ín at pasiglahín ang loób bago nagkunwâ akóng tumatawa:

—¡Ha, ha, ha! Tila ba dî kayó—aní ko—sanáy sa mg̃a pakikitunggalì, palibhasà lubhâ na kayóng nalulunos dahil lamang sa isáng babai. Aking ipinaáalala sa inyó, mahál na pinunò, na sa gitnà ng̃ malakíng sakunâ ng̃ ating bayan ay dî dapat isagunitâ ang bagay na kasalawahang loób ng̃ mg̃a babai kahit silá'y sakdál ng̃ gandá.

—Mapalad ka pô, katoto, na sa masíd ay dî pa naka lalasáp ng̃ libong kapaitan at mg̃a lasong natatagò sa pusò ng̃ isáng babai.

—¡Oh, ginoó! Sa kanilá'y mayroóng masamá at may mabuti rin namán. At ang tuntunin ko'y náuuwî sa: Madalîng pag-ilag sa mg̃a may tagláy na kapintasan at manatili akó sa mg̃a mairugín at dî salawahan.

—¿Anó ang sabi ninyó? Sa lagáy, mayroón kayâng isáng babai man lamang na dî balibát ang ulo at dî salawahan?

—Mayroón pô at dî ang lahát ay pawàng kirí ó manglilipad....

—¿Túnay kayà? Kun sa ganáng akin, lagì na akóng nagíng kapús-palad sa dî pagkakatagpô ng̃ isáng babaing may ganáp na pagkukurò at íibig ng̃ tapát sa akin.

¿Alam mo pô ba kun bakit ang singsíng na itó'y lubhâ kong minámahál?

—Huwág na ninyóng ipabatíd pagkâ't iyá'y isusukal lamang ng̃ iyó pông kalooban.

—Mabuti ng̃â, katoto, na umagos ang aking luhà at sa gayó'y maawasán ng̃ bigá't yaríng dibdíb. Makiníg ka pô at isísiwalat ko sa inyó ang lihim ng̃ aking pusò.

Sa kauntî kong kabatirán tungkól sa pagkasalawahan ng̃ mg̃a babai, lalò ang magagandáng maraming nang̃ing̃ibig, ay dî ko pinahahalagaháng gasino mulâ pa sa aking pagkabatà ang ganyáng ásal; at ang palakad kong itó'y nagíng makabuluhán sa akin, palibhasà, kun lumalayô ang isáng lalaki ay silá ang nagsisilápit, at kun ang lalaki'y nagpapakita ng̃ katamlayang loób at napagíing̃atang katabayin ang pag-iisip sa mg̃a dahilanin ng̃ pagibig, ay madalîng makatagpô; ng̃unì, kung ang lalaki'y maging mairugín ay agád kang hihiluhin ng̃ mg̃a babai at pahihirapang lábis ng̃ walâ muntî mang awà.

—Gayón palá't batíd mo pô ang lahát ng̃ iyán, ¿bakit kayó napasilò?

—Akin nang̃âng sinabi, katoto, na kaylán ma'y di akó umibig sa kanilá; ng̃unì dalá yatà ng̃ aking malungkót na kapalaran, isáng araw ay nápaparito akó sa lalawigang itó ng̃ KABULAKLAKÁN ó Bulakán—sa mg̃a kasitlàng dî mátumpák bumigkás ng̃ maayos—at sa isáng maligayang halamanan ay nakita ko si Liwayway na sa kagandahan ay higít ng̃ malakí sa balitàng Helena, na dahil sa pagkatakas sa kanyá sa Paris ay siyáng pinanggaling̃an ng̃ kasindák-sindák na patayan ng̃ mg̃a panahón ng̃ kabayanihan.

Ang binibining itó'y túnay na tila isáng *Dalagang Mármol*, dî lamang sa pagkakahawig sa larawan ni *Venus* na aking nákita sa Museo ng̃ Louvre sa París, kundî pagkâ't tila dî nakararamdam kun minsan.

—Sinabi ko ná sa inyó, na ang kagandahan nilá ay siyáng nakapagbibigáy ng̃ kayabang̃an at kakirihán. Masisirà, sa wakás, ang inyóng isip pag-isasaloób ang libolibo niláng pang-aaglahì.

—Ng̃unì, ¿dì ba dayà ikararagdág pa sa halagá ng̃ kaniláng mg̃a kagandahang lantád, kun silá'y umibig ng̃ matibay at huwág parang isáng babaing nápalung̃î, na sa kanyáng ma-

labis na karálitâán ay napipilit itakal ang mga pinaghunusan ng kanyáng kahihiyán sa bala nang mákaibig?

—Sana ngâ pô; nguni't ang babai'y talagáng siyáng *demonio* na ating kaaway, at úpang huwág nating mákilala ang kaniláng kasukabán ay ipinamámasíd sa atin ang dati niláng mukhâ noóng silá'y isáng *angél* pa, at sakâ nagsosoót ng barò't sáya.

Si Pusò'y nángitî ng márinig ang masayá kong birò at bago nagsalitâ:

—Hindî, katoto; si Liwayway ko'y dî mangyayaring magíng isáng *demoniong* may barò't sáya, kundî isáng diwatàng nagliliwanag sa kanyáng dikit at kahinhinan, Gayón man, ¡oh,pusò! gaánong hapdî ng súgat na sa iyó'y ipinagkaloób ng malupít na diwatàng iyán!...

Hindî náituloy ang pagsasalitâ, umiyák at halos nagsimulâ sa paghihingalô.

## II.

Sumigaw akóng nagpagibík at aming pinagtulúngtulungang hinimasmasán sa pagpapaamóy ng *eter* ang kaawà-awàng si Pusó, at ng makalipas ang may kalahatîng oras ay nagsaulì sa malay-táo, nguni't dî ko na siyá pinayagang bumanggít man lamang sa pangalan ng kanyáng tinatawag na *Dalagang Mármol*.

Makalipas ang dalawáng araw at ng tila siyá bumubuti ng bahagyâ ay tinawag akó't anyá:

—Ang aking kunwâng paggalíng na inyóng námamasdán ay hindî tátagál at dì sásalang akó'y mamámatáy rin agád.

—¿Sa kátaón pa naman—aní ko—na ngayó'y madalî náng sumusúlong ang inyóng paggaling?

—Iyá'y akalà lamang ninyóng mag-isá, at yamang may natitirá pa akóng kauntîng búhay, ngayó'y ipatutuloy kong ipahayag sa inyó ang mga kapaitang linalasáp niaríng kalulwá, upang akó'y pautangin ninyó ng loób na ganapín ang iláng ipagbibilin ko, sakaling mátagpûán ninyó ang *Dalagang Mármol.*

—¡Mármol na namán! Útang na loób, kapatíd ko, huwág na sana munang banggitín ngayón ang pangalang iyán pagkâ't lúlubhâ ang iyó pông karamdaman.

—Námamalî ka pô, katoto; lalò akóng bíbigát at dî makákatulog sa pag-áalalang akó'y mamámatáy ng dî nalalaman nì Liwayway, na ang katapusáng pagmumuni ko't buntóng hiningá'y sa kanyáng lahát nátutungkól.

—Ang mg̃a babaing parang *mármol* na may pusòng matigás at malamíg na parang *hielo*, ay dî karapatdapat makabalino sa ating pag-iisip, lalònglalò pa sa kalagayang paris ng̃ înyó.

—Walâ kayóng pagting̃ín sa akin, katoto, kundî pakinggán ang ipagbibilin ko—aní Pusò na parang walâ náng pananalig.

At ng̃ masabi itó'y naták ang luhà. Upang huwág ng̃ lalòng magdalamhatì pa'y náyag na akóng siyá'y dinggín, bakit talagá rin namáng malabis ang hang̃ád kong maunawà ang mg̃a lihim ng̃ dakilàng pusòng iyón ng̃ bayani.

—Si Liwayway—aní Pusò—ay naníniraban sa Baliwag sa bayan ng̃ mg̃a nakawiwiling dalaga. Sa lalawigang itó'y walâ náng ibá pa na tang̃ì sa pagkamagandá ng̃ kanyáng mg̃a binibini kundî ang bayang iyón.

—Alám ko ná.

—At kun nakabibighanì ang halos lahát ng̃ babai sa násabing bayan, si Liwayway ko ang parang harì nilá dahil sa walâng kaparis na kagandahan. Ang kanyáng mukhâ'y nagníningníng na parang araw, at upang paputîín at pamurukin ang kanyáng mg̃a pisng̃í ay pinilì ng̃ Lumikhâ ang mababangóng kampupot at alèjandría, pinaghalò at doón kinuha ang kanyáng kúlay, kayâ maputîng parang azucena na nasasapyawán ng̃ pamumúrok ang balát na parang búlak sa lambót. Ang buhók ay kúlay gintô at tila sadyâng kinulót ng̃ maselan na kamay ng̃ mg̃a diwatà. Mainam at kahilìhilì ang húbog ng̃ ilóng at patí mg̃a tainga, sampû ng̃ dalawáng matáng nang̃ung̃usap sa kapung̃ayan; mg̃a ng̃iping parang pinilì, malinis at maputîng parang gáring; 'babàng nakalulugód ang pagkahatì, at ang kanyáng makipot at mainam na bibig ay tulad sa isáng bulaklák na bagong bumubuká ó sa isáng bátis ng̃ matamís na biyayà pagkâ't makitid at namúmulá ang kanyáng kabighábighaning labì't ng̃usò at ¡ay! kung mangyayari sanang aking máhagkáng minsán, marahil ay máraragdagán pa ang búhay ko!

At sinabi itó ng̃ may kasamang malalim na buntóng hining̃á.

—¿Totoó kayâ—ang tanóng ko sa kanyáng tumatawa akó upang pasiglahín—na kayó'y gágalíng sa isáng matamís na halík ni Liwayway?

—Walâng pagsala, maniwalà kayó sa akin; ng̃unì, ¡kaawà-awàng pusò ko! ¡walâ ná ang iyóng Liwayway at dî ko alám kun saán naroón ng̃ayón!

—Ihimatón man lamang ninyó sa akin at pagsisikapan ko ang siyá'y hanapin.

—Huwág na kayóng mapágod, pagkâ't dî sásalang siyá'y lubhâng malayò ná, at isá pa, tiyák na magíging láson sa akin kun malaman ko pa ang kanyáng kinásapitan.

—¿At bakit?

—Iyán ngâ ang lihim na kanino ma'y dî ko masasabi at dadalhín ko ná sa húkay. Si Liwayway ay parang isáng makisig at masayáng kulasisì na nakawiwiling pakinggán pagmasayáng nagsasalitâ at dî nagbubulàan. Siyá'y balità sa lugód at inam makipag-usap; ngunì't mulà ng akó'y kanyáng mákilàla'y naparam na biglâ ang kanyáng pagkamasayá; parang ibong nalagiág sa isáng sumpít at nagíng larawang *mármol* ng pumaták sa lupà.

—¿At anó ang nagíng sanhî?

—Ang langit lamang ang nakatatalós. Isáng araw ay dumatíng kamí sa nábangít náng bayan ni Liwayway. Doó'y tinipon ko sa liwasán ang pulutóng ng aking kawal bago kamí pasalabanán sa Marilaw, at aking pinangusapan upang silá'y pasiglahín at ipabatíd tulóy ang lahát ng dapat gawín. Maraming táo ang nanoód at nakiníg ng aking talumpatì na walâ sa áyos at sahól sa linálaman; ngunì, marahil sa awà ng mga táo sa akin dahil sa akalàng akò'y mamámatáy na walâng sala sa dadayuhing labanán, ay kinalugdán din akó't ipinagdíwang kahit dî karapatdapat.

Nang akó'y manaog sa pinagtalumpatian ay námasdán ko si Liwayway sa isáng súlok.

Sinasabi sa mga Banal na Kasulatan, na ang *angel* na nákita ni Magdalena at mga kasama sa libingan ni Jesús, ay nagníningníng na parang araw. Gayón din si Liwayway, kumìkináng sa kanyáng kagandahan, katimpîan at kahinhinán na parang bukáng liwaywáy ng isáng araw na maligaya.

Sa mga sandalîng yaón ay gumiít sa aking pusò ang isáng tangìng damdamin na dî ko málamang sabihin at kaylán man hanggá noón ay dî ko pa napagkákabatirán. Ang kanyáng pananamít ay karaniwan, ngunì't malinis gaya ng lagìng isinosoót ng mga babaing bayan; at nabatíd kong siyá'y isáng ulila na kinúkupkóp lamang ng isáng matandâng dalaga. Akó'y nagkaroón ng magiliw na pagtingín sa kanyá at aking linapita't siya'y binatì.

Magiliw namán siyáng sumagót, at dî nalalamang sa aking dibdíb ay nagniningas ná ang isáng damdaming marahil ay yaón ang tinatawag ninyóng pag-ibig.

Matapus ang sandalî sa mga salitâan naming walâng kabuluhán ay sinabi ko sa kanyá:

—Liwayway, ¡oh, himalâng Liwayway sa kagandahan! Akó'y paroroón ná sa labanán at malapit ang dî ná ninyó akó mákita. Akó'y paris din ninyó, ulila sa lahát. Kun ang aking hiningá'y malagót sa párang ng̃ pakikihamok, ay parang isáng muntîng ilaw lamang na pinatáy ng̃ hang̃in. Sa bagay na itó, ¿maipagkákaloób kayâ ninyó, diwatà ng̃ habág, ang mahalagá mo pông pañô upang akó'y may máidampî ó máitalì sa aking magiging súgat?

—Opò, ginoó—ang magiliw na sagót ni Liwayway at ibinigáy sa akin yaóng nápakamahalagáng pañô na nakapulupot sa kanyáng leeg na parang linalik.

Hinagkán ko ang mabang̃óng pañô at agád kong itinagò sa bulsá sa aking dibdib.

Napipi ang aking lugód at nasàng pagganting loób sa kagandahang pusò ni Liwayway; ng̃unì't kulang pa rin ang katuwàa't ikasisiyá kong loób, pagkâ't bagamán ibinigay ná sa akin ang kanyáng pañô, ay ipinalalagáy kong parang limós lamang sa kaninomang tagatanggól ng̃ tinubùan; datapwâ't sa kabilâng dako, nahihiyâ namán akóng magparamdám agád sa kanyá sa lubós na kadalîán ng̃ umúunlád kong pag-ibig, at súkat ang sinabi ko sa kanyáng:

—Maraming salamat, mahabaging Liwayway; at gantihín nawà ng̃ Lumikhà ang pusò mo pông gintô. Lahát ng̃ aking mg̃a kawal ay may tagláy na kalmen ó antíng-antíng upang máligtás silá sa punlô, ng̃unì, ulóg lamáng ang iyó pông lingkód na walà anománg agimat; at dahil dito, kun parang limós na ibigáy ninyó sa akin ang isáng buhók mo pô na labis kong pinaháhalagahán, ay ikalulugód ko at siyáng makapagbibigáy sa akin ng̃ tápang at kahihiyán sa dî pag-úrong, pagkamí'y binabakang mahigpít ng̃ mayayaman at malalakás nating kaaway.

Nang máriníg itó ni Liwayway, minasdán akó, namulá ng̃ bahagyâ at dî akó sinagót agád; ng̃unì ng̃ makalipas ang sandalî ay lumagót ng̃ isá sa kanyáng mainam na buhók at ibinigáy sa akin ng̃ malwág sa kalooban.

—Aytó pô—anyá—Láhat ng̃ maitutulong ko sa ating mg̃a bayani, agád maáasahan sa akin.

Hinagkán ko ang buhók na aking kaaliwan at sakâ ko binalot sa pañông itinatagò sa bulsáng na sa tapát ng̃ dibdib.

Ibig ko pa ring magsalitâ at buksán ná sanang minsán ang aking pusò sa linalangit kong dalaga; ng̃unì, akó, na kaylán ma'y dî nakákilala ng̃ tákot ay nagíng umíd, dalá ng̃ pang̃ing̃ilag na bakâ sabihin niyáng akó'y isáng mapang̃ahás.

Sumakáy ná akó sa aking kabayo at ipinag-utos kong

lumakad ná agád ang aking mga kawal at ng lilisanin ka ná si Liwayway ay inyabót ko ang aking kamáy at isinalubóng anamán niyá sa akin ang kanyáng maririkít na dalirì. Di na kó nakapigil at pagdaka'y pinangahasan kong hinagkán ang magandá niyáng kamáy at sakâ ko sinabi ng akó'y humihikbî:

—Paalám ná, ¡búhay ko! Kinaí-inggitán kong túnay ang mapalad na lalaking magkákamít sa nápakamahalagá at dakilà ninyóng pusò.

¿Akalà ba ninyó'y umiyák namán ang *Dalagang Mármol* ng akó'y mákitang híhikbî-hikbî'y lumalakad na túngo sa pakikilaban at sa kamatayan?... ¡Hindî pô! Súkat ang akó'y minasdáng parang siyá'y námanghâ.

At ang gayó'y nagíng parang isáng tiník na mahayap sa aking pusòng nahahapis, pagkâ't inasahan kong siyá'y umíibig ná sa ibá. Gayón pa man, ang pagyao nami'y lubhâng kalagím-lagím at halos lahát ng mga babai'y nagsi-iyák, tangì lamang yaóng diwatàng *Dalagang Mármol*.

## III.

Talagáng túnay ngâng kapuripuri si *General Antonio Luna* sa mga labanáng lantaran, palibhasà'y tagláy ang katapangang dî pangkaraniwan, at dahil dito'y madalás niyáng maampát ang kabilisán sa pagsalakay ng mga kawal americano, na may magagalíng na kañón, baríl, maramíng kabayong malalakí at ibá pang kasangkapang pawàng kalwagan sa pakikilaban; mga bagay na siyáng totoong kulang sa amin, sa lubós na kasamâáng palad.

Ngunì't sa isáng dako nama'y masasabing si Emilio Aguinaldo'y talagáng dalubhasà sa mga kaisipán at paraán ng pagtambáng at panunúbok sa kaaway na dî nakahandâ; at dahil sa mga kagagawáng itó, malakí ang kanyáng nápulô noóng labanán sa kastilà, hanggán sa naratíng niyá ang magíng Pang-ulo ng mga general na naghíhimagsík.

Ang katotohana'y dî ngâ dapat makilaban ng mukhâán sa isáng kaaway na may sapát na lakás at nakahíhigít sa lahát ng bagay; at walâ ngâng dapat gawín kundî daanin sa paraáng ikabibiglâ at sa mga pagtambáng.

Ang mga americano'y nangakaratíng ná sa Malolos, at kinalatan nilá ng mga pulutóng na tánod ang lahát ng himpilan ng tren sa Bulakán at pinagsisikapang máitaboy si General Luna sa kabilâng dáko ng ilog Kalumpít.

Sa gayó'y náisip naman ni Aguinaldong *dukutin* ang mg̃a pulutóng na nagtatanod sa mg̃a himpilan ng̃ tren sa Bigaá, Bukawe at Mariláw; at isáng gabí ay pinalakad ang mg̃a kawal na lúlusob at patí siyâ'y dumaló búhat sa San Rafael, upang pamahalàan ang pagsalakay.

Ang paraán ni Aguinaldo'y pinalad. Sa lubós na pagkabiglâ ng̃ mg̃a americano dahil sa dî nilá ináasahang kapang̃ahasan ng̃ mg̃a tagalog, agád siláng nagsitakbó't nagtipon sa Guiguintô at ang iba'y sa dákong Maynilà, datapwâ't sa pag-urong ay marami ang nápatáy ng̃ mg̃a tagalog; at sana'y mádadakíp na lahát kun nátanggáp lamang ni General Luna ang pautos ni Aguinaldo at nakadaló siyá ng̃ kasalsalan ng̃ labanán. Gayón man nakúha 'rin namin ang lahát-lahát na lamán ng̃ tatlóng Himpilang násabi.

Alám na ninyóng mg̃a tagarito na akó ang lalòng ipinagdíwang sa gayóng pagtatagumpáy namin, pagkâ't kindî lamang dahil sa akó ang siyáng namayaning agád dumaluhong at nakalupig sa mg̃a kaaway, kundî pagkâ't dahil din naman sa aking mabisàng pagdaló ay nagtagumpáy rin ang mg̃a pulutóng na pinalúsob sa ibá't ibáng poók. Ng̃unì't sa labanáng itó'y mulî akóng nasugatan ng̃ malubhâ, kayâ ginawâ akóng *Coronel* ni Aguinaldo at ipinadalá akó sa bayang Baliwag upang ipagamót, palibhasà'y para akóng patáy ng̃ damputín sa párang ng̃ labanán.

Nang magsimulâ akó sa paggalíng at idilat ang aking mg̃a matá, akalà ko ba'y nahíhibáng akó, nang̃ang̃arap ó nápaakyát sa lang̃it, pagkâ't námasdáng hindî ibá ang nag-áalagà sa akin kundî ang kawiliwiling dalaga na nagpaalab sa payapà kong pusò ng̃ isáng parang Volcáng pag-ibig.

Kusà akóng nápasigáw agád at buntóng hining̃á kong sinabi ang:

—¡Liwayway! ¡Liwayway! ¿Ikáw ng̃â pô ba ang matamís kong Liwayway?

—Opò—ang sagót ng̃ *Dalagang Márwol*—ng̃unì't huwág kayóng magsalitâ, pagkâ't ibinabawal ng̃ manggagamot.

—Bayàan ná ninyó, at kahìt mamatáy man akó ng̃ayó'y mámatamisín ko rín, pagkâ't sa piling̃ mo pô pápanaw ang búhay kong walâng kabuluhán.

—Huwág pô—aní Liwayway—Ikáw pô'y lubhâng batà pa at gayón ma'y *Coronel* ná at marami ng̃ kapurihang tinamó sa pagtatagumpáy. Aalagàan naming mabuti ang mahalagá ninyóng búhay na lubhâng kailang̃an pa ng̃ ating kaawà-awàng Bayan.

—Nakawáwalâ ng̃ pag-asa ko, Liwaywáy, ang máriníg sa inyó na akó'y iyó pô lamang ináalagàan at ginágamót upang maipagtanggól ko ang ating tinubùan. Nais ko ang maglingkód sa kagalang-gálang nating Ináng bayan, ng̃unì, hang̃ád kong mabúhay namán upang ikaw pô, aking kayamanan ay siyáng magpalasáp sa akin ng̃ mg̃a katamisan ng̃ pag-ibig.

—Maghunos dilì ka pô, ginoóng *Coronel*—ang sagót niyá sa aking may kalamigán ng̃ isáng *mármol*—tila yatà pang̃it na ikáw pông hindî napasukò ng̃ malalakás na americano, ng̃ayó'y magiging bihag lamang ng̃ isáng dukhâng babai, ng̃ayón pa namán sa mg̃a dakilàng sandalî na lubhâng kinakailang̃an ng̃ ating Bayan ang iyó pòng talino at lakás.

—Dî ko kailang̃ang turûan mo pô akó ng̃ tungkól sa pag-ibig sa lupàng tinubùan; ng̃unì't ikáw pô at ang inyóng katakátakáng kagandahan ay bahagi rin namán ng̃ Bayang iyán. Ang kátamís-tamisang pag-ibig ninyóng mg̃a dalagang kababayan, ay siyáng tang̃ìng nápakamahalagáng gantíng palà na ináantáy naming kamtán sa likód ng̃ lubhàng pagsisikap sa pagtatanggól ng̃ ating bayan, kahit puhunanin ang aming búhay.

Hindî tumugón ang *Dalagang Mármol*; kumuha ng̃ isáng mangkók na sabáw at ipinainóm sa akin na para bagáng dî niyá nápansín ang mg̃a sinabi ko.

Sa gayó'y aking binalikán ang paglúhog at aní ko:

—Aking nakikita Liwayway, na walâng pakiramdám, na kúlang akóng lubós sa mg̃a karapatán upang ihandóg sa inyó ang marálitâ kong pusò. Gayón man, marapatin ninyóng sagutín lamang ang aking itinátanóng upang maawasán ang aking dibdíb sa isáng pag-áalinlang̃ang totoóng nápakabigát.

—¿At anó pô iyón—aní Liwayway.

—Ipagtapát mo pô lamang sa akin kun mayroón nàng lalaking lalòng mapalad na siyáng nag-iing̃at sa susi ng̃ dakilà ninyóng pusò,

—Walâ pô. Kaylán ma'y dî ko pa ginágawâ ang umibig dahil sa aking lubhâng kabataan. At ináakalà ko na kaylán ma'y dî ko ná mararatíng ang umibig, palibhasà'y walâng tumataláb sa aking damdamin sa mga pagsintáng isinusuyò ng̃ mg̃a binatà.

Ganyán dî pô ang akalà ko bago kayó nákilala; masanghayang bulaklák ng̃ luwalhatìng Bulakán, ng̃unì't ng̃ayóng násumpung̃án ko ang labis na hinahanap ó kayà'y ang isáng pusòng malinis na walâ pang iniibig, ¡ay Liwayway! tugunín mo pô akó, alang-álang sa Lumikhâ, at kun hindî ay huwág na ninyó akóng alagàan pa ni gamutín, palibhasà nais ko pa ang mamatáy kay sa mabúhay ng̃ walâng ináasahan.

himutok na pumulas sa ating dibdib ay itinuturing na isang malaking pagkakasala at karakarakang nilalapatan ng sa hayop na kabangisan.

Ngayon wala ng maituturing na kapanatagan sa ating pamamayan; ngayon lagui ng guinagambala ang ating katahimikan ng umaalingawngaw na daing at pananambitan bunton hininga at hinagpis ng makapal na ulila, bao't mga magulang ng mga kababayang ipinanganyaya ng mga manlulupig na kastila; ngayon tayo'y malulunod na sa nagbabahang luha ng Yna na nakitil na buhay ng anak sa pananangis ng sanggol na pinangulila ng kalupitan na ang bawat patak ay katulad ng isang kumukulong tinga, na sumasalang sa mahapding sugat ng ating pusong nagdaramdam; ngayon lalut lalu tayong na bibilibiran ng tanikala ng pagkaalipin, tanikalang nakalalait sa bawat lalaking may iniingatang kapurihan. Ano ang nararapat nating gawin? Ang araw ng katuiran na sumisikat sa Silanganan, ay malinaw na itinuturo sa ating mga matang malaong nabulagan ang landas na dapat nating tunguhin, ang liwanag niya'y tanaw sa ating mga mata, ang kukong nag akma ng kamatayang alay sa ating ng mga ganid na asal. Ytinuturo ng katuiran, na wala tayong iba pang maaantay kundi lalut lalung kahirapan, lalut lalung kataksilan, lalut lalung kaalipustaan at lalut lalung kaalipinan. Ytinuturo ng katuiran, na huag nating sayangin ang panahon sa pagasa sa ipinangakong kaguinhawahan na hindi darating at hindi mangyayari. Ytinuturo ng katuiran ang tayo'y umasa sa ating sarili at huag antain sa iba ang ating kabuhayan. Itinuturo ng katuiran ang tayo'y mag kaisang loob magka isang isip at akala at ng tayo'y magkalakas na maihanap ang naghaharing kasamaan sa ating Bayan.

Panahun na ngayong dapat na lumitaw ang liwanag ng katotohanan; panahon ng dapat nating ipakilala na tayo'y may sariling pagdaramdam, may puri, may hiya at pagdadamayan. Ngayon panahun ng dapat simulan ang pagsisiwalat ng mga mahal at dakilang aral na magwawasak sa masinsing tabing na bumubulag sa ating kaisipan; panahun na ngayong dapat makilala ng mga tagalog ang pinagbuhatan ng kanilang mga kahirapan. Araw na itong dapat kilalanin na sa bawat isang hakbang natin ay tumutuntong tayo at nabibingit sa malalim na hukay ng kamatayan na sa ati'y inuumang ng mga kaaway.

Kaya! oh mga kababayan! ating idilat ang bulag na kaisipan at kusang igugol sa kagalingan ang ating lakas sa tunay at lubos na pag asa na mag tagumpay sa nilalayong kaguinhawahan ng bayang tinubuan.

## PAGIBIG SA TINUBUANG BAYAN

Alin pag ibig pa ang hihigit kaya
sa pagka dalisay at pagkadakila
gaya ng pag ibig sa tinubuang lupa?
alin pag ibig pa? wala na nga, wala.

Ulitulitin mang basahin ng isip
at isa isahing talastasing pilit
ang salitat buhay na limbag at titik
ng sang katauhan itoy namamasid.

¡Banal na pag ibig! pag ikaw ang nukal
sa tapat na puso ng sino't alin man
imbit taong gubat maralitat mang mang
naguiguing dakila at iguinagalang.

Pagpupuring lubos ang palaguing hangad
sa bayan ng taong may dangal na ingat
Umawit tumula kumathat sumulat
kalakhan din nia'y isinisiwalat.

Walang mahalagang hindi inihandog
ng may pusong mahal sa Bayang nagkupkup
dugo yaman dunong katiisat pagod
buhay may abuting magkalagot lagot.

Bakit? alin ito na sakdal ng laki
na hinahandugan ng boong pag kasi
na sa lalung mahal na kapangyayari
at guinugugulan ng buhay na iwi.

¡Ay! itoy ang Ynang bayang tinubuan
siya'y inat tangi na kinamulatan
ng kawiliwiling liwanag ng araw
na nagbigay init sa lunong katawan.

Sa kania'y utang ang unang pagtangap
ng simuy ng hanging nagbibigay lunas
sa inis na puso na sisingapsingap
sa balong malalim ng siphayo't hirap.

Kalakip din nitoy pag ibig sa Bayan
ang lahat ng lalung sa gunitay mahal
mula sa masaya't gasong kasangulan
hangang sa kataway mapa sa libingan.

Ang nanga karaang panahun ng aliw
ang inaasahang araw na darating
ng pagkatimawa ng mga alipin
liban pa sa bayan saan tatanghalin?

At ang balang kahuy at ang balang sanga
ng parang nia't gubat na kaaya aya
sukat ang makitat sa sa ala ala
ang inat ang guiliw lumipas na saya.
Tubig niyang malinaw na anaki'y bubog
bukal sa batisang nagkalat sa bundok
malambut na huni ng matuling agos
na naka a aliw sa pusong may lungkot.
Sa aba ng abang mawalay sa Bayan!
gunita may laguing sakbibi ng lumbay
walang ala alat inaasam asam
kung di ang makita'y lupang tinubuan.
Pati ng magdusat sampung kamatayan
wari ay masarap kung dahil sa Bayan
at lalung maghirap ¡oh himalang bagay
lalung pag irog pa ang sa kaniay alay.
Kung ang bayang ito'y nasasa panganib
at sia ay dapat na ipagtangkilik
ang anak, asawa, magulang kapatid
isang tawag niay tatalikdang pilit.
Dapuat kung ang bayan ng katagalugan
ay linalapastangan at niyuyurakan
katuiran puri niyat kamahalan
ng sama ng lilong taga ibang bayan.
Di gaano kaya ang paghihinagpis
ng pusong tagalog sa puring nalait?
at alin kalooban na lalong tahimik
ang di pupukawin sa panghihimagsik?
Saan magbubuhat ang paghihinay (?)
sa paghihigantit gumugol ng buhay
kung wala ding iba na kasasadlakan
kung di ang lugami sa kaalipinan?
Kung ang pagka baun niyat pagka busabos
sa lusak ng dayat tunay na pag ayop
supil ang pang hampas tanikalang gapos
at luha na lamang ang pina a agos.
Sa kaniang anyo'y sino ang tutunghay
na di aakain sa gawang mag damdam
pusong naglilipak sa pagkasukaban
ang hindi gumugol ng dugo at buhay.
Mangyayari kaya na itoy malangap
ng mga tagalog at hindi lumingap
sa naghihingalong Ynang na sa yapak
na kasuklamsuklam sa kastilang hamak.

Nasaan ang dangal ng mga tagalog
nasaan ang dugung dapat na ibuhos?
baya'y inaapi bakit di kumilos?
at natitilihang itoy mapanood.

Hayo na nga kayo, kayong nanga buhay
sa pag asang lubos ng kaguinhawahan
at walang tinamo kundi kapaitan
hayo nat ibiguin ang naabang bayan.

Kayong natuyan na sa kapapasakit
ng dakilang hangad sa batis ng dibdib
muling pabalungit tunay na pag ibig
kusang ibulalas sa bayang piniit.

Kayong nalagasan ng bungat bulaklak
kahuy niaring buhay na nilantat sukat
ng balabalakit makapal na hirap
muling manariwat sa baya'y lumiyag.

Kayong mga pusong kusang (???)
ng daya at bagsik ng ganid na asal
ngayon ay magbangu't baya'y itangkakal
agawin sa kuko ng mga sukaban.

Kayong mga dukhang walang tanging (????)
kundi ang mabuhay sa dalitat hirap
ampunin ang bayan kung nasa ay lunas
pagkat ang guinhawa niya ay sa lahat.

Ypahandog handog ang boong pag ibig
hangang sa may dugo'y ubusing itiguis
kung sa pagtatangol buhay ay (???)
itoy kapalaran at tunay na langit.

Ang dalawang akdang iyan ni Andres Bonifacio ay sinipi ko ng walang anumang pagbabago, maging sa ayos at paraan ng pagkakasulat. Ang mga bahaging hindi na mabasa ay nilagyan ko ng tandang (???) at bahala nang magpuno ang wastong pangwari ng mga mambabasa.

Ang huling paalam ni Dr. José P. Rizal na tinagalog ni Andres Bonifacio ay hindi lamang makasampu nang mapalathala sa mga pahayagan at rebista. Gayon man ay sisipiin kong muli ngayon upang hanggang maaari ay mapagsamasama natin ang kanyang mga sinulat.

# HULING PAALAM NI DR. JOSE P. RIZAL

Pinipintuho kong Bayan ay paalam
lupang iniirog ng sikat ng araw,
mutyang mahalaga sa dagat Silangan
kaluwalhatiang sa ami'y pumanaw.

Masayang sa iyo'y aking idudulot
ang lanta kong buhay na lubhang malungkot;
maging maringal man at labis alindog
sa kagalingan mo ay aking ding handog.

Sa pakikidigma at pamimiyapis
ang alay ng iba'y ang buhay na kipkip
walang agam-agam, maluwag sa dibdib
matamis sa puso at di ikahapis.

Saan man mautas ay di kailangan,
cipres o laurel, lirio ma'y putungan
pakikipaghamok at ang bibitayan
yaon ay gayon din kung hiling ng Bayan.

Ako'y mamamatay ngayong namamalas
na sa kasilanganan ay namamanaag
yaong maligayang araw na sisikat
sa likod ng luksang nagtabing na ulap.

Ang kulay na pula kung kinakailangan
na maitina sa iyong liwayway,
dugo ko'y isabog at siyang ikinang
ng kislap ng iyong maningning na ilaw.

Ang aking adhika sapul magkaisip
ng kasalukuyang bata pang maliit,
ay ang tanghaling ka at minsang masilip
sa dagat Silangan hiyas na marikit.

Natuyo ang luhang sa mata'y nunukal,
taas na ang noo't walang kapootan,
walang bakas kunot ng kapighatian
gabahid man dungis niyang kahihiyan.

Sa kabuhayang ko ang laging gunita
maningas na aking ninanasa-nasa
ay guminhawa ka ang hiyaw ng diwa
pag hingang papanaw ngayong biglang bigla.

Ikaw'y guminhawa laking kagandahang
ako'y malugmok, at ikaw ay matanghal,
hininga'y malagot, mabuhay ka lamang
bangkay ko'y masilong sa iyong kalangitan.

Kung sa libingang ko'y tumubong mamalas
sa malagong damo mahinhing bulaklak,
sa mga labi mo'y mangyaring ilapat,
sa kaluluwa ko halik ay igawad.
At sa aking noo nawa'y iparamdam,
sa lamig ng lupa ng aking libingan,
ang init ng iyong pag hingang dalisay
at simoy ng iyong pag giliw na tunay.
Bayaang ang buwan sa aki'y ititig
ang liwanag niyang lamlam at tahimik,
liwayway bayaang sa aki'y ihatid
magalaw na sinag at hanging hagibis.
Kung sakasakaling bumabang humantong
sa kruz ko'y dumapo kahit isang ibon
doon ay bayaang humuning hinahon
at dalitin niya payapang panahon.
Bayaan ang ningas ng sikat ng araw
ula'y pasingawin noong kainitan,
magbalik sa langit ng boong dalisay
kalakip ng aking pagdaing na hiyaw.
Bayaang sinoman sa katotong giliw,
tangisan maagang sa buhay pagkitil;
kung tungkol sa akin ay may manalangin
idalangin Bayan yaring pagka himbing.
Idalanging lahat yaong nangamatay,
nangagtiis hirap na walang kapalaran
mga ina naming walang kapalaran
na inahihibik ay kapighatian.
Ang mga bao't pinapangulila,
ang mga bilanggong nagsisipagdusa,
dalanginin namang kanilang makita
ang kalayaan mong ikagiginhawa.
At kung sa madilim na gabing mapanglaw
ay lumaganap na doon sa libinga't
tanging mga patay ang nangaglalamay,
huag bagabagin ang katahimikan.
Ang kanyang hiwaga'y huag gambalain
kaipala'y maringig doon ang taginting,
tunog ng gitara't salterio'y magsaliw,
ako, Bayan, yao't kitay aawitin.
Kung ang libingan ko'y limot na ng lahat
at wala ng kruz at batong mabakas,
bayaang linangin ng taong masipag
lupa'y asarolin at kanyang ikalat.

Ang mga buto ko ay bago matunaw
mauwi sa wala at kusang maparam,
alabok ng iyong latak ay bayaang
siya ang babalang doo'y makipisan.

Kung magka gayon na'y aalintanahin
na ako sa limot iyong ihabilin
pagka't himpapawid at ang panganorin
mga lansangan mo'y aking lilibutin.

Matining na tunog ako sa dingig mo,
ilaw, mga kulay, masamyong pabango,
ang ugong at awit, pag hibik sa iyo,
pag asang dalisay ng pananalig ko.

Bayang iniirog, sakit niyaring hirap,
Katagalugang kong pinakaliliyag,
dinggin mo ang aking pagpapahimakas;
diya'y iiwan ko sa iyo ang lahat.

Ako'y patutungo sa walang busabos,
walang umiinis at verdugong hayop;
Pananalig doo'y di nakasasalot,
si Bathala lamang doo'y haring lubos.

Paalam, magulang at mga kapatid
kapilas ng aking kaluluwa't dibdib
mga kaibigan bata pang maliit
sa aking tahanan di na masisilip.

Pag pasalamatan at napahinga rin,
paalam estranherang kasuyo ko't aliw,
paalam sa inyo mga ginigiliw,
¡mamatay ay siyang pagkagupiling!

Hindi mapag-aalinlanganan na ang pinagkakautangan ng madaling paglaganap ng Katipunan at ng paghihimagsik ay ang pahayagang KALAYAAN na siyang naging tagapamansag nila. Ang unang bilang na lumabas noong ika-1 ng Enero ng 1896 ay nagkaroon ng isang libong sipi at ipinamahagi sa ganitong paraan: 200 sa Kabite, 100 sa Bulakan at 700 sa Maynila at Morong (ngayo'y lalawigan ng Rizal). Ang ikalawang bilang na nagkaroon naman ng 2000 sipi ay hindi na naipangalat pagkat natutop ng mga may kapangyarihang kastila. Sumulat sa pahayagang ito sina Andres Bonifacio at Dr. Pio Valenzuela at ang naging Tagapamahala ay ang Utak ng Himagsikan na si Emilio Jacinto.

Upang mapaglalangan ang mga kastila, ang ginawa ni Emilio Jacinto ay inilagay na sa Yokohama, Hapon, nililimbag ang pahayagang ito at ang pangalang nakalagay naman, bilang Tagapamatnugot, ay ang kay Marcelo H. del Pilar, na ang totoo'y hindi naman kaalam nila sa pagpapalabas ng nasabing pahayagan. Ang lumilimbag naman nito ay sina Faustino Duque, buhay pa, at Ulpiano Fernandez, patay na. Hinggil sa pagkakatatag ng Katipunan na itinatag ni Andres Bonifacio, at siyang naglathala ng pahayagang KALAYAAN ay may iba't ibang palagay. Sina José Dizon at Dr. Pio Valenzuela ay nagsasabing itinatag ito noong ika-7 ng Hulio ng 1892, nguni't ang kamamatay na katipunerong si Ladislao Diwa, sa isang talang ipinagkaloob sa akin ay sinasabi ang ganito:

Noong gabi ng ika-6 ng Hulio ng 1892, sa madaling sabi ay kinagabihan ng dakpin si Dr. José Rizal, ay itinatag namin ni Andres Bonifacio at Teodoro Plata ang Katipunan sa isa sa mga bahay sa daang Dalmacio, ngayo'y tinatawag na Elcano at may bilang 734. Ang paraan naman namin noon sa pagpapalaganap ay sa pamamagitan ng trianggulo. Si Andres Bonifacio ay siyang nag-inisya at kumuha kina Ciriaco Bonifacio, kapatid niya, at Restituto Javier, ako naman ay siyang kumuha kina Roman Basa at Teodoro Gonzales at si Teodoro Plata ay kina Briccio Brigido Pantas at Valentin Diaz. Noong buwan ng Oktubre ng 1892 ay inihalal namin ang unang Ktt. Sanggunian (Consejo Supremo) at ang nahirang na magsisibuo ay itong sumusunod: Deodato Arellano, Pangulo, Andrte Bonifacio, Interventor, Ladislao Diwa, Piskal, Teodoro Plata, Kalihim at Valentin Diaz, tagaingat-yaman. Dahil sa totoong maliwag ang paraang ito kaya't pinagkaisahan na ang pagkuha ng mga kasapi ay huag nang gawin sa pamamagitan ng triangulo, at bawa't isa'y pinahihintulutang makapagdala ng kahit ilan o hanggang makapagsasama. Noong Pebrero ng 1893 ay muling nagdaos ng halalan at ang nahirang na magsibuo ng bagong Konsejo Supremo ay itong sumusunod: Roman Basa, Pangulo; Andres Bonifacio, Piskal; Jose Turiano Santiago, Kalihim; Vicente Molina, tagaingat-yaman; at Restituto Javier, Briccio Brigido Pantas, Teodoro Plata, Teodoro Gonzales at Ladislao Diwa, mga kagawad."

Bago nangyari ang Unang Sigaw sa Balintawak ay sumangayon si Andres Bonifacio kay Heneral Paciano Rizal na ipagpaliban ang pagbabangon ng himagsikan upang huwag

makapinsala kay Dr. Rizal na noo'y nasa sasakyang kastilang "Castilla" at naghihintay ng bapor na maghahatid sa kanya sa Kuba, nguni't dahil sa pagkakatuklas ni P. Mariano Gil sa Tundo sa Katipunan ay sinugo ni Andres Bonifacio si Emilio Jacinto, na siyang tanging sanggunian at kanang kamay niya, kay Hen. Paciano Rizal at ipinasabing dahil sa nangyaring ito ay binabawi niya ang unang pasiyang ipagpaliban ang pagbabangon ng himagsikan pagka't kung hindi ganito ang gagawin ay maaaring mabigo ang paghihimagsik.

Ang mga katipunan noon ay kulang na kulang sa mga sandatang maipanglalaban, nguni't ang kalooban nila'y handang-handa at ang tanging hinihintay ay ang pasiya ng kanilang Ktt. Punong si Andres Bonifacio. Ang Maykawayan ay siyang napili ni Andres Bonifacio upang doon magpagawa ng mga gulok na matatalim na siyang gagamitin sana nila, nguni't nang isakay na ito sa isang karetela ay naino ng Guwardya Sibil na bantay sa Kalookan. Ang may dala ay nakapagtanan, nguni't ang mga dalang sandata ay nasamsam na lahat ng mga Guwardiya Sibil.

Walang alinlangan na ang Dekalogo ni Andres Bonifacio ay siyang naging batong salalayan ng Katipunan at ng Himagsikan. Ang Kartilya ni Emilio Jacinto, Utak ng Himagsikan, ay siya ngang ginamit dahil sa pagbibigay-loob at pagkilala ng Supremo sa katalinuhan ng kanyang kalihim at kanang-kamay, nguni't hindi maikakait na kung hindi sa Dekalogo niya ay hindi maisipan ni Emilio Jacinto na sulatin ang Kartilya, na siyang ginawang batayan at mga gintong aral sa paghihimagsik.

At dahil sa kadakilaan at pagka-makasaysayan ng nasabing Dekalogo ni Andres Bonifacio kaya't hinuwaran naman ito ni Mabini. At sa ganyan ay lalong naging makasaysayan ang nasabing Dekalogo, na dinaig at nilaluan pa ang pagiging makasaysayan ng kartilya ni Emilio Jacinto.

Ang orihinal na sulat sa tagalog ng Dekalogong ito ay hindi pa nalalathala, at pinamagatang "*Katungkulang Gagawin ng mga Z. LI. B.*" Ang unang naghulog nito sa wikang kastila ay ang nasirang Epifanio de los Santos Cristobal. Mu-

la sa kastila ay isinalin naman sa wikang ingles ni Mr. Leo. Fischer at sa tagalog ni G. Hermenegildo Cruz. Mula noon ay nagkaroon na nang maraming traduksion o salin sa iba't ibang wika na pawang galing sa salin sa kastila. Sa mga nagsalin sa tagalog ay kabilang sina Gg. Dionisio San Agustin, Juan N. Evangelista, Emilio Siongko, Julian Cruz Balmaceda, Hen. Artemio Ricarte at iba pa. Sa wikang ingles naman ay kabilang sina Gg. Fernando Maramag, Charles Edward Russell, Camilo Osias, Sol H. Gwekoh at iba pa. Nagkaroon din ito ng salin sa iba't ibang dialekto sa Kapuluan at gayon din sa wikang aleman na gawa ni Prof. Cecilio Lopez ng Unibersidad ng Pilipinas at sa wikang pranses na gawa naman ng walang kapantay na makata sa wikang kastilang si G. Cecilio Apostol.

Dahil din sa kahalagahan ng nasabing Dekalogo kaya't ang buhay ni Andres Bonifacio ay hindi maaaring sulatin nang hindi ito kasama o napag-uukulan ng mga gintong talata. Sa ilang "text book" na itinuturo ngayon sa mga paaralang bayan ay kasama rin ang dekalogong ito. Ang lalong mahalagang talumpati ng Pangulong Manuel L. Quezon ukol sa buhay at kadakilaan ng Supremo ay ibinatay niya sa nasabing dekalogo at ang mga aral ng bagong Katipunan ni Espiker Roxas ay ibinatay at nasasalig din sa dekalogo ni Andres Bonifacio. Ang lahat nang iyan ay nagpapakilalang habang lumalaon ay lalong nagiging dakila at makasaysayan ang Dekalogo ni Andres Bonifacio na siyang ganap na nagpalaho ngayon sa Dekalogo ni Mabini at sa Kartilya ni Emilio Jacinto.

Sa kahilingan ng mga guro sa "Intramuros Intermediate School", ang Pangulo ng mga Pantas sa Akademya ng Wikang Tagalog na si G. Julian C. Balmaceda, ay sumulat ng isang dula sa wikang ingles na pinamagatang "BONIFACIO'S TEN COMMANDMENTS" (A decalogue specially written for Bonifacio Day celebrations) na ang diwa ay hinango sa Dekalogo ng Supremo ng Katipunan at itinanghal ng mga nagsisipag-aral doon noong 1929, bilang pagpaparangal sa kaarawan ni Bonifacio. Ito ang kaunaunahang dulang sinulat sa wikang ingles ni G. Balmaseda, at bagama't niyari sa maikling panahon na tumagal lamang ng ilang oras ay na-

ging kahanga-hanga ang pagkakasulat, na ayon na rin sa patunay ni Dr. Jose P. Bantug, ay nagpakilala ng malaking katangian ng may akda na ipinagkaroon niya ng karapatang mapabilang sa unang hanay ng mga mangdudulang pilipinong sumusulat sa wikang ingles. Sa kahilingan ng marami ay isinalin ito sa wikang tagalog ng may akda at inilathala sa linggu-guhang SAMPAGITA at pinamagatan namang "ANG SAMPUNG UTOS NI BONIFACIO". Gaya nang sa ingles, ang salin sa tagalog ay maitututring na isang "obra maestra".

Gaya ng ibang samahang lihim, ang Katipunan ay nagkaroon ng sariling alpabeto na gawa ni Emilio Jacnto at Andres Bonifacio. Ang karaniwang alpabetong ginagamit nila ay itong sumusunod:

| *Alpabetong kastila* | *Alpabetong Katipunan* |
|---|---|
| A | Z |
| B | B |
| C | K |
| D | D |
| E | Q |
| F | G |
| G | F |
| H | H |
| I | N |
| K | K |
| LI | J |
| M | V |
| N | LI |
| O | C |
| P | P |
| Q | K |
| R | R |
| S | S |
| T | T |
| U | X |
| W | W |
| Y | Y |

Sa mga kasulatan ni Emilio Jacinto na aking iniingatan ay natatala ang dalawa pang lihim na alpabeto na silang dalawa lamang ni Andres Bonifacio ang gumagamit. Ang dalawang alpabetong nasabi ay may malaking pagkakaiba sa karaniwang ginagamit ng Katipunan at hindi nakikilala at nalalaman ng iba. Natatala din naman sa nasabing mga kasulatan na mababasa sa aking *Ang Sigalot ni Bonifacio at ni Aguinaldo* na ang titik na "A" ay pinapatay pagkatapos ng "consonante" at ang mga salitang *ang, ng, at, kung* at *sa* ay pinapalitan nila ng 1, 2, 3, 4 at 5. Ang mga alpabetong ito ay mababasa sa aking akdang *"Los Alfabetos del Katipunan".*

Isang tula ni Procopio, kapatid ng Supremo, ang iniwan ni Andres Bonifacio kay Ginang Espiridiona, kapatid na babae ng Supremo, bago siya lumabas sa gubat, at ngayo'y sisipiin ko ng walang labis at walang kulang:

**Oh inang Espanya, humihinging tawad**
**kaming pilipino na iyong inanak,**
**panahon ay dumating na magkatiwatiwalag**
**sa di mo pagtupad, masamang paglingap.**

**Paalam na akong Espanyang pinopoon,**
**kaming pilipino humihiwalay na ngayon**
**ang bandera namin dulo ng talibong**
**ipakikilala sa lahat ng nacion.**

**Lakad, aba tayo, titigisa ang hirap**
**tunguhin ang bundok kaluwangan ng gubat**
**gamitin ang gulok at sampu ng sibat**
**ipagtanggol ngayon Inang Pilipinas.**

**Paalam na ako, bayang tinubuan**
**bayang masagana sa init ng araw**
**oh maligayang araw na nakasisilaw**
**kaloob ng Diyos at poong Maykapal.**

Ang mga huling talata ng tulang ito na ngayon lamang mahahayag ay nahahawig sa mga huling talata ng huling paalam ni Dr. Jose Rizal. Ang tulang ito ay buong-buong nasasa-ulo ni Ginang Espiridiona na siyang nagkaloob sa akin ng salin. Itinutugma nila ito sa isang namomodang tugtugin nang panahong iyon, kaya't ang pagkakatula'y hindi husto ang mga pantig o silaba.

Sa mga talang naiwan ng nasirang Naning Ponce ay may dalawang tulang sinipi ito, na ayon sa nasabing mga ulat, ay tula ni Andres Bonifacio. Ang una'y pinamagatang "KATAPUSANG HIBIK NG PILIPINAS" at ang pagkakatula'y mainam. Ang ikalawa'y pinamagatan naman ng "TAPUNAN NG LINGAP". Narito ang nasabing dalawang tula:

Sumikat na Ina sa sinisilangan
ang araw ng poo't ng katagalugan,
tatlong daang taong aming iningatan
sa dagat ng dusa ng karalitaan.

Walang isinuway kaming iyong anak
sa bagyong masasal ng dalita't hirap,
iisa ang puso nitong Pilipinas
at ikaw ay di na Ina naming lahat.

Sa kapuwa Ina'y wala kang kaparis
ang layaw ng anak dalita't pasakit
pag nagpatirapang sa iyo'y humibik
lunas na gamot mo ay kasakit-sakit.

Gapuring (?) mahigpit ang mga tagalog
hinain sa sikad, kulata at suntok,
makinahi't ibiting parang isang hayop
ito baga, Ina, ang iyong pag-irog?

Ipabilanggo mo't sa dagat itapon
barilin, lasunin nang kami'y malipol
sa aming tagalog ito baga'y hatol,
Inang mahahabagin sa lahat ng kampon.

Aming tinitiis hanggang sa mamatay
bangkay ng mistula ayaw pang tigilan
kaya kung ihulog sa mga libingan
linsad na ang buto't lamuray ang laman.

Wala nang namana itong Pilipinas
na layaw sa Ina kundi nga ang hirap
tiis ay pasulong, patente'y nagkalat
recargo't impuesto'y nagsala-salabat.

Sari-saring silo sa ami'y iniisip
kasabay ang utos tutuparing pilit
may sa alumbrado bayad kami'y tikis
kahit isang ilaw ay walang masilip.

Ang lupa at bahay na tinatahanan
bukid at tubigang kalawak-lawakan
at gayon din naman mga halamanan
sa paring kastila ay binubuisan.

Bukod pa sa rito'y ang iba't iba pa
huwag nang saysayin oh Inang Espanya
sunod kaming lahat hanggang may hininga
tagalog di'y siyang minamasama pa.
Ikaw nga oh Inang pabaya't sukaban
kami di na iyo saan man humanggan
ihanda mo, Ina, ang paglilibingan
sa mawawakawak na maraming bangkay.
Sa sangmaliwanag ngayon ay sasabog
ang barila't kanyon katulad ay kulog
ang sigwang masasal ng dugong aagos
ng kanilang bala na nagpapamook.
Di na kailangan sa Espanya ang awa
na mga tagalog oh! inang kuhila
paraiso namin ang kami mapuksa
langit mo naman kung kami madusta.
Paalam na, Ina, itong Pilipinas,
paalam na, Ina, itong nasa hirap,
paalam, paalam, Inang walang habag,
paalam na ngayon, katapusang tawag.

Narito ang ikalawa:

Sumandaling dinggin itong karaingan,
nagsisipag-inot magbangon ng bayan,
malaong panahon na nahahandusay
sa madlang pahirap sa kastilang lalang.
Nangasaan ngayon, mga ginigiliw,
ang tapang at dangal na dapat gugulin,
sa isang matuwid na kilala natin
ay huwag ang gawang mga pagtataksil.
At ating lisanin ang dating ugali
na ikinasisira ng taas ng uri,
ng bayang tagalog ay may asa dili
ang puring nilupig ng bakang maputi.
Aanhin ang yama't mga kapurihang
tanawin ng tao at wikang mainam (11)
kung mananatili ina nating Bayan
sa kastilang ganid, kastilang sungayan.
Kaya nga halina, mga kaibigan,
kami ay tulungang ibangon sa hukay,
ang inang nabulid sa kapighatian
nang upang magkamit ng kaligayahan.
Mga kapatid ko'y iwaksi ang sindak,
sa mga balita ng kastilang uslak,

ugali ng isang sa tapang ay salat
na kahit sa bibig tayo'y ginugulat.
At huag matakot sa pakikibaka,
sa lahing berdugo na lahing Espanya,
nangaririto na para manggagaga,
ang ating sariling ibig pang makuha.
Sa Dios manalig at huwag pahimok,
sa kaaway natin na may loob hayop,
walang ginagawa kundi ang manakot
at viva ng viva'y sila rin ang ubos.
Ay! ang lingap mo po, nanunungong lañgit,
Dios na poon ko'y huwag ipagkait
sa mga anak mong napatatangkilik
ng huag lumagos sa masamang hilig.
Kupkupin mo nama't ituro ang landas
ng katahimikan at magandang palad
kaluluwa namin nang di mapahamak.

Ang unang pamahayag na ipinalibot ni Andres Bonifacio ay gawa ni Emilio Jacinto at ang naging tagasulat ay si G. Sinforoso San Pedro at katulong niya si G. Florencio Inocentes ng Sangguniang Makabuhay. May isa pang pamahayag si Andres Bonifacio, hindi malaman kung siya ang may-akda o si Emilio Jacinto, at ipinalibot sa pangalan niya. Narito ang nasabing pamahayag na walang petsa at direksiyon:

KATIPUNAN MARARAHAS NG MGA ANAK NG BAYAN

Ang inyong ipinakilalang katapangan sa pakikihamok sa kaaway na mga kastila buhat pa nang simulan itong paghihimagsik ay siyang nagsasabing mataas na di ninyo ikinasisindak ang ugong ng paghahanda at pagsalakay dito ng hukbong akay ni Polavieja, na sa kaunting panahon ay nagpakilala na ng malabis na karuwagan at hamak na kaasalan ng alipin sa kanyang pagpapahirap at malimit na pagpatay sa makapal na kalahing hindi nagsisilaban. Yaong pagpapasunog nito sa mga bata, yaong paglapastangan at pagdungis sa kapurihan ng mga babae na di na pinakundanganan ang kanilang kahinaan, yaong pagputol ng buhay ng mga matatandang hindi na makausad at sanggol na sumususo pa, na kailan man ay hindi aasalin at gagawin ng sino pa mang lalaking may puri at may tapang, ay humihingi ng isang masiglang paghihiganti at matinding kaparusahan.

Sa inyong pamimiyapis, mangyayaring abutin ang kayo'y tanghaling bangkay sa gitna ng parang ng pakikidigma; nguni't ito'y

kapurihang maipamamana sa ating Bayan, sa ating Lahi at sa ating Angkan.

Ang inyong mapupugtong hininga ay siyang magbibigay-buhay sa ating bayan at siyang matamis na alaala sa gunita ng inyong mga kapatid na maiiwan.

Dapat naman ninyong mabatid, na ang kadahilanan ng ating paggugugol ng lalong mahalaga sa loob at sampu ng ingat na buhay, ay nang upang tamuhin at kamtan yaong nilalayong Kalayaan ng ating Bayang tinubuan na siyang magbibigay buong kaginhawahan at magbabangon ng kapurihan na inilugmok ng kaalipinan sa hukay ng kadustaang walang katulad.

Sasagi kaya sa inyong loob ang panglulumo at aabutin kaya ng panghihinayang na mamatay sa kadahilanang ito? Hindi! hindi! Sapagka't nakikintal sa inyong gunita yaong libu-libung kinitil na buhay ng mapanganyayang kamay ng kastila, yaong daing, yaong himutok at panangis ng mga pinapangulila ng kanilang kalupitan, yaong mga kapatid nating nangapipiit sa kalagimlagim na bilanguan at nagtitiis ng walang awang pagpapahirap, yaong walang tilang pag-agos ng luha ng mga nawalay sa piling ng kanilang mga anak, asawa, at matatandang magulang na itinapon sa iba't ibang malalayong lupa at ang katampalasanang pagpatay sa ating pinakaiibig nating kababayan na si M. Jose Rizal, ay nagbukas na sa ating puso ng isang sugat na kailan pa ma'y hindi mababahaw. Lahat ng ito'y sukat nang magpaningas sa lalong malamig na dugo at magbunsod sa atin sa pakikihamok sa hamak na kastila na nagbibigay sa atin ng lahat ng kahirapan at kamatayan.

Kaya mga kapatid, igayak ang loob sa pakikipaglaban at pakaasahan ang pagtatagumpay, pagka't nasa atin ang katwiran, at kabanalang gawa; ang kaaway, iyang kasuklam-suklam na dayuhang dito'y napasoot ang tanging ipinaglalaban ay ang malaing katwirang panggagaga at panglulupig dito sa di nila bayan.

Sa lahat ng ito, nang malubos ang kabanalan at kapurihan ng ating lahi, nang tanghalin ng sangdaigdigan ang kamahalan ng ating kalooban, ay huwag nating tularan ang ating mga kalaban sa pagka-hamak na asal na ugaling gamit sa pakikidigma huwag tayong makipaghamok sa kaibigan lamang na pumatay, kungdi sa pagtatanggol ng kalayaan ng ating Bayan, ay maihiyaw ng buong lakas na Mabuhay! Mabuhay ang Haring Bayang Katagalugan!

ANDRES BONIFACIO
**Maypagasa**

Ang unang natuklasan ng mga kastila ay ang mga katipunan sa Sampiro Makati. Noong ika-5 ng Hulyo ng 1896 ay

sumulat sa mga pinuno niya sa Maynila si tenyente Manuel Sityar ng Guwardiya Sibil sa Pasig, at ipinagbigay alam ang paglalagarap doon ng Katipunan. Isang buwan pa ang nakaraan at natuklasan naman ni P. Mariano Gil sa Tundo ang mga kasulatan ng Katipunan sa loob ng palimbagan ng "Diario de Manila" at pagkatapos ay pinasimulan na nga ang pagpapadakip at pagpapabaril sa maraming pinaghihinalaan na



Juzgado de 1ª instª del Distrito de Tondo

Expediente formado en virtud de la comunicacion de la Junta Administradora de bienes embargados por rebelion é infidencia sobre embargo de bienes de Andres Bonifacio

*Ang "expediente" ng pag-ilit ng mga kastila sa mga ari-arian ni Andres Bonifacio.*

kinabibilangan nina José Dizon, amain ni Emilio Jacinto at ni Marina Dizon, Sancho Valenzuela, Ramon Peralta, Eugenio Silvestre, Modesto Sarmiento, Numeriano Adriano, Moises Salvador, Luis Enciso Villareal, Domingo Cecilio, Marcos Ventus, Teodoro Lagonera, Mamerto Natividad, Procopio Hilario, Francisco Tañedo, ang labingtatlong martir sa Kabite, at iba pang marami. At sa ganyan ay lalong nag-apoy ang kalooban ng mga namamayan at lumaganap ang katipunan, sa pamumuno ni Andres Bonifacio at Emilio Jacinto.

Ang mga mananaysay ay hindi nagkakaisa kung kailan nangyari ang unang Sigaw ng Himagsikan. Sa isang dako ay nagkakaisa ang lahat sa di mapupuwing na katotohanang ang himagsikan sa Pilipinas ay naibunsod sa pamumuno ni Andres Bonifacio at sa pamamaraan naman ni Emilio Jacinto.

Sang-ayon kay heneral Emilio Aguinaldo, ang unang Sigaw ng Himagsikan ay naganap sa San Juan del Monte, Rizal. Ito'y kinakatigan ni heneral Pio del Pilar at koronel Sinforoso San Pedro. Ang dating paniniwala naman ng marami ay nangyari ito sa Balintawak noong ika-26 ng Agosto ng 1896, gaya ng nasasabi sa maraming kasaysayan. Gayon din ang patunay ni G. Guillermo Masangkay, kasamahan ni Andres Bonifacio. Nguni't isang salaysay na nilagdaan nina heneral Cipriano Pacheco, Dr. Pio Valenzuela at Briccio Brigido Pantas ang bumabago sa dating paniniwala ng marami, gaya ng nilalaman ng sumusunod na

ISANG PAGUNITA

**Upang matuwid ang Paniwala sa Unang Sigaw sa Panhihimagsik Kaming Naguing Kasanguni ng Pangulo ng Kataas taasan, Kagalanggalang Katipunan ng mga Anak ng Bayan na si Andres Bonifacio.**
**Kaming nalalabi pang Kasama sa unang labanan iyon**
**Alang-alang sa Ikapapanuto ng mga Mananalaysay at ng hinaharap,**
**ay Nagpapahayag:—**

**NA HINDI SA BALINTAWAK ÑGYARI ANG UNANG SIGAW ÑG PANGHIHIMAGSIK NA KINALALAGUIAN**

ÑGAYON ÑG BANTAYOG, KUNG DI SA POOK NA KILALA SA TAWAG NA PUGAD-LAWIN.

*BRICCIO BRIGIDO PANTAS* *PIO VALENZUELA*
*CIPRIANO PACHECO*

Kung alin diyan ang dapat pahalagahan at paniwalaan ay siyang dapat suriin ng isang tanging lupong dapat ihalal ng pamahalaan, sa pamumuno ng Tagapamahala ng Aklatang Pambansa. Ang pagunita nina Dr. Pio Valenzuela ay kinakatigan ng Balo ng Supremo na si Ginang Gregoria de Jesus. Samantala'y maghintay tayo ng lalong maliliwanag na ulat at mga patibay ng iba pang nangakasama sa unang sigaw ng Himagsikan sa Pilipinas.

Alam ng lahat na ang lalong madugo at makasaysayang pangyayari sa buhay ni Andres Bonifacio ay nagmula sa magulong halalan sa Teheros na pinagtagumpayan ni heneral Emilio Aguinaldo sa pagka-pangulo ng Pamahalaan ng Himagsikan laban sa Supremo ng Katipunan. Lahat ng lalong maliliwanag na ulat at mga kagilagilalas na kasulatan ukol sa madugo at makasaysayang pangyayaring yaon na humantong sa pagkakapatay sa kinikilala ngayong Ama ng Demokrasya at ng Himagsikan sa Pilipinas ay siya kong pinagtiyagaang pinagsama-sama at maingat na sinipi sa aking ipalilimbag na akdang "ANG SIGALOT NI BONIFACIO AT NI AGUINALDO" na may Paunang Salita ni heneral Artemio Ricarte Vibora. Gayon man ay magiging malaking kakulangan ng kasaysayang ito kundi natin lalakipan ng ilang kasulatan na may kinaalaman sa nangyaring yaon. Narito ang dalawang sulat ni Bonifacio na ang isa ay naglalarawan ng kanyang sama ng loob sa kinalabasan ng halalan sa Teheros:

Mapagtiis 2 Enero 1897

Pangulong *Mainam*:-

Huwag ang hindi kayo magsadiya rito ngayon din at nais kong mapagusapan natin sarilinan ang nangyari sa akin sa sang. Magdalo at maipagbigay liwanag niniyo sa akin ang kanilang pagkakatatag.

AND. BONIFACIO
Maypagasa

27 Abril 1897

Mahal kong general Mainam:-

Ang natapos nating pulong halalan sa Mapagtiis ay nagiwan sa aking puso nang malaking tinik na makamandag. Ynuulit ko sa iniyo ang pagwawalang bisa ko sa lahat ng doo'y pinagkaisahan. Ay general, hindi ko akalain na ang aking pagbibigay at pagtatapat ay suklian ng pagiimbot at paghamak sa aking pagkatao ng mga bayabayanihan niniyong kalalawigan. Maipatatantu ko rin sa kanila pag apak ko nang lupang Morong, na di ako ang kanilang hinamak kun di ang boong Bayan.

Bigyan niniyo ako kaagad ng pagkain at manga tapat na kawal nang Ynang Bayan dito sa Limbon, bilang katuparan nang pangako niniyong *tulong* sa aking balisang pag alis.

Ang iniyong supremo,
AND. BONIFACIO
Maypagasa

Ang heneral Mainam na pinadalhan ng sulat ni Bonifacio ay walang iba kundi ang pangulo ng Sangguniang Magdiwang na si heneral Mariano Alvarez na may simbolikong *Mainam* sa loob ng Katipunan. Si heneral *Mainam* ay ama ni heneral Santiago V. Alvarez na may simbolikong *Apoy* at kilalang maka-Bonifacio, sa mula't mula pa.

Kung ano ang ayos ng asyenda sa Teheros nang panahong yaon, na lubhang naging makasaysayan dahil sa magulong kapulungang idinaos doon ng pinaglakip na Sangguniang Magdiwang at Magdalo, at dahil sa bantug na akta sa Teheros, na siyang nangunguna sa talaan ng sampung lalong mahahalagang kasulatan ng himagsikan, alinsunod sa kuru-kuro nina heneral Artemio Ricarte Vibora, Emilio Aguinaldo at Cecilio Apostol, ang bagay na ito'y siyang isinaysay ni Hen. Ricarte na siyang naging kalihim ng kapulungan at isa sa mga nakalagda sa akta sa Teheros na tumututol sa pagkakahalal ni Hen. Aguinaldo sa pagka-Pangulo ng Gobierno Rebolusyonario, sa isang ulat na ipinadala sa akin noong ika-16 ng Pebrero ng 1931, at nilakipan ng isang munting mapang may iba't ibang palatandaan at mga paliwanag.

"Ang sulok na may palatandaan sa ilalim ng blg. 12 ay siyang tapat ng bulwagang pinagdausan ng pulong noong ika-22 ng Marso



*Ang mapa ng Teheros na iginuhit ni Hen. Artemio Ricarte Vibora.*

ng 1897—ang paliwanag ni Hen. Ricarte sa kanyang ulat na kinakaharap ko ngayon—at yaon namang may palatandaan sa panulok ng blg. 15 ay siya namang tapat ng bulwagang pinagdausan ng pagsumpa sa pagtanggap ng tunkulin. Marahil itong huli ay naroroong makikita pa sapagka't noong panahon ng himagsikan laban sa mga kastila, ang kumbento at simbahan ng Tansa ay hindi napipinsalaan, hindi gaya ng "Casa-hacienda de Tejeros" na natupok at ang mga kaskahong nangatira ay pinaghakot naman ng pamahalaang militar ng mga Amerikano at itinabon sa mga daan, kaya walang mababakas ngayon kundi ang lupang kinatayuan lamang."

"Sa mga palatandaang inilagay ko sa bayang Mapagtiis ay mapapansin ang mga tildi-tilding pahanay, at iyan ang mga lansangang aking pinabuksan nang kasalukuyang nag-aalab ang himagsikan upang may mapagsanayan ang aking mga kawal. Ibinabalita sa aking mga buhay pa ang mga lansangang yaon. Ang may blg. 5 ay siyang kinalalagyan ng tahanan ko at ang paaralan na siyang tanggapan sa mga nagsisianib sa Katipunan. Ang paaralang nasabi alinsunod sa isang kapasyahang ipinadala sa akin ng Konseho Munisipal doon, ay bininyagan nila ng aking pangalan."

Sa mga talang iyan na ipinadala sa akin ni heneral Ricarte ay dapat nating idagdag ang sumusunod na ulat na siya namang pinakapaliwanag sa mga bilang na matutunghayan sa mapa ng asyenda ng Teheros na iginuhit din ni Hen. Ricarte.

"Ang blg. 1 ay ang *trapiche* o paipitan ng tubo ni G. Catalino Arnaldo na pinagtipunan ng mga katipunan naaanib sa Balangay Mapagtiis, sakop ng Sangguniang Magdiwang, noong ika-29 ng Agosto ng 1896, upang antabayanan ang mga pinagkayariang hudyat, at dahil sa hindi naman nagkaroon ng pagkakataong maisagawa ang gayong pinagkasunduan ay naghiwahiwalay sila nang nagliliwayway na."

"Ang blg. 2 ay ang *pasong kalabaw* na siyang muling pinagpulungan ng ika-31 ng Agosto, 1896. Sa pook na ito nagsimula ang himagsikan sa lalawigan ng Kabite."

"Ang blg. 3 ay ang kinalalagyan ng karihan ni Benigno Parot. Dito naghanda ako ng pagkaing pinagsalusaluhan ng mga nagpupulong.

"Ang blg. 4 ay ang simbahan at kumbento ng bayang Mapagtiis, lalong kilala sa tawag na San Francisco de Malabon o Malabon Grande, nang matukoy na hindi ang Malabon sa lalawigan ng Rizal."

"Ang blg. 5 ay ang bahay paaralan ng bayan na siyang ginawang tanggapan ng mga nagsisianib sa K.K.K. ng mga A.N.B., at ginawang piitan ng mga bihag na Guwardiya Sibil at mga prayle. Kahulihulihan ay ginawang bahay-pamahalaan ng Sangguniang Magdiwang, mula sa buwan ng Oktubre, 1896, hanggang sa buwan ng Marso ng 1897, na ilipat sa Naik."

"Ang blg. 6 ay ang tribunal munisipal na ngayo'y tinatawag na Presidencia at siyang unang sinalakay ng mga manghihimagsik na pinamumunuan ko."

"Ang blg. 7 ay ang kuwartel ng mga Guwardiya Sibil na kapagkarakang sumuko ang mga pulisyang tumatanod sa Tribunal Munisipal ay sinalakay naman ng mga manghihimagsik ay napaurong dahil sa mahigpit na pagtatanggol ng mga nasasaloob. Mag-iika-12 ng tanghali nang simulan ang paglusob na tumagal ng 21 oras at ang nagtagumpay ay ang mga kawal na pinamumunuan ko."

"Ang blg. 8 ay siyang liwasan bayan at sa tapat noon natatayo ang bahay na tinirhan ni Andres Bonifacio. Sa nasabing bahay isinatagalog ni Andres Bonifacio ang Huling Paalam ni Dr. José P. Rizal. Dito rin natatayo ang bantayog ni Hen. Mariano

Trias na inihandog sa kanya ng mga kabataan sa San Francisco de Malabon."

"Ang blg. 9 ay siyang kinatatayuan ng bahay ni Hen. Santos Nocon na unang tinirahan ng Supremo. Sa bahay na ito muntik nang patayin ni Andres Bonifacio si Hen. Daniel Tirona, dahil sa mga sulat na kanyang ipinakalat na humahamak sa karangalan ng Supremo, nang ito'y bagong kararating lamang sa lalawigan ng Kabite."

"Ang blg. 10 ay siyang kinatatayuan ng magarang tahanan ni Ginang Estefania Potente na tinirahan din ng Supremo. Dito rin inilagay ang munting limbagan na ang mga titik na ginamit ay padala ni Emilio Jacinto, kinikilalang Utak ng Himagsikan."

"Ang blg. 11 ay ang tulay na nasa tabi ng bahay ni kapitang Kiko o Francisco Ferrer, biyenan ni heneral Mariano Trias."

"Ang blg. 12 ay siyang kinaroroonan ng bahay-asyenda sa Teheros na naging lubhang makasaysayan dahil sa pangyayaring dito idinaos ang dakilang kapulungan noong ika-22 ng Marso ng 1897, na pinagtagumpayan ni heneral Emilio Aguinaldo sa pagka Pangulo ng Gobierno Rebolusyonario laban kay Andres Bonifacio. Noon nagsimula ang sigalot ni Bonifacio at ni Aguinaldo na nagwakas sa pagkakapabaril sa Supremo ng Katipunan. Dito rin nalagay ang pagamutang pinaglingkuran ng balo ni Dr. Rizal at ang Maestranza na pinangasiwaan ni Dr. Francisco, punong pagamutan. Dito rin idinaos ang pulong ng may apat na pu't limang (45) matataas na pinuno ng himagsikan sa pangungulo ni Andres Bonifacio, na tumututol sa pagkakahalal ni heneral Emilio Aguinaldo na maging Pangulo ng Gobierno Rebolusyonario."

"Ang blg. 13 ay siyang kinatatayuan ng simbahan at kumbento ng Salinas o Rosario na sinunog ng mga kawal na kastila, samantalang naglalabanan ng mga huling araw ng buwan ng Marso ng 1897."

"Ang blg. 14 ay ang kinaroroonan ng tulay ng Tansa. Sa nasabing kumbento ginanap ni heneral Emilio Aguinaldo ang pagtanggap ng tungkulin sa pagka-Pangulo ng Gobierno Rebolusyonario."

Ang ulat na iyan na galing kay Hen. Ricarte, bilang paliwanag sa mga palatandaang nakalagay sa mapa ng Teheros na ipinadala sa akin, ay di mapagaalinlanganang isang malaking tulong sa pagyari ng lalong ganap at mahusay na kasaysayan ng himagsikan sa Pilipinas.

Si Andres Bonifacio, dahil sa paghiwalay sa pamahalaan ng himagsikan ay ipinadakip kina koronel Agapito Bonson at

Jose Ignacio Pawa noong ika-28 ng Abril ng 1897. Isinailalim siya ng Sangguniang Digma at ang naging hatol ay barilin. Tinupad ang utos ng Sangguniang Digma noong ika-10 ng Mayo ng 1897 at ang namuno sa pagbaril sa magkapatid na Andres at Procopio Bonifacio ay si koronel Lazaro Makapagal. Kung paano binaril ang Supremo ay siyang inilalarawan ng sulat na ipinadala sa akin ni koronel Makapagal at matutunghayan sa sumusunod:

G. José P. Santos
1017 Pennsylvania,
Malate, Manila

Ginoo:

Sumulat po ako sa inyo ukol doon sa sinabi ninyo sa akin na bigyan ko kayo ng sulat bilang paliwanag sa aking "actuacion militar" sa nangyari sa magkapatid na Andres at Procopio Bonifacio na may 30 taon na marahil ang nakalampas. Kaya hindi ko kayo mabigyan lugod ay dahil sa napakatagal na at lahat ng mga taga paligid ng Maynila ay alam na iyon. Tila lipas na sa panahon at hindi na kailangan. Gayon man po ako'y magpapaunlak at ganito ang nangyari:

Noong umaga ng ika-10 ng Mayo, 1897, araw na inilusob ng hukbong kastila sa bayan ng Maragondong, Kabite, pagtugtog ng diana ay humarap sa akin ang isang ordenansa at sinabing: *"Komandante, kayo po'y ipinatatawag ni Heneral Noriel."* Madali akong nagbihis at humarap agad. Matapos kong magbigay-galang na sinagot niya ng gayon din ay iniabot sa akin ang isang sulat na nasa loob ng isang sobreng nakapinid at ang wika: *Komandante, ang sulat na ito ay para sa inyo, datapuwa't huag ninyong bubuksan. Ganito ang inyong gagawin: Paroon kayo agad sa Kuwartel at sabihin kay Koronel Ritual na bigyan kayo ng apat na sundalo, pagkatapos ay paroon kayo sa Ermita at kunin ninyo ang magkapatid na preso na si G. Andres at Procopio Bonifacio, dalhin ninyo sila sa bundok ng Tala. Pagdating doon, buksan itong sulat, basahin ng malakas sa harap nilang dalawa at sundin ninyong mahigpit kung ano ang sinasabi sa loob niyan."* Pagkaabot sa aking kamay ay sinabing magmadali ako at papasok noon ang mga kastila.

Lumakad na akong patungong Kuwartel. Humarap ako kay koronel Ritual at sinabi ko sa kanya ang utos ng Heneral kaya madali akong binigyan ng apat na kawal. Kaming

lima ay nagpunta sa Ermita. Pagdating namin sa bahay ay tinawag ko ang dalawa at sinabi kong sila'y ipinadadala sa bundok ng Tala, kaya't sila'y manaog agad at dadalhin ko roon. Nanaog naman sila dala ang mga damit. Nagtungo na kami sa Tala. Habang lumalakad ay itinatanong sa akin na baka raw sila ay babarilin. Sinabi kong hindi at ang orden sa akin ay dalhin sila sa bundok ng Tala upang ilayo marahil sa laban. Itinanong kung ano raw ang balita ko na gagawin sa kanila. Sinagot kong ako'y isang Komandante lamang ng "fuerza", malayo sa mga pinuno, pirme sa kuwartel kaya ako'y walang balitang tinatanggap kundi puro utos at trabajo. Habang lumalakad kami ay naguusap na mapayapa. Wala silang anomang kutob ng loob at ako, kaya pati mga kawal ay hindi handa sa panganib. Nang dumating na kami sa isang pook na may bundok na munti, tila bilog, malapit sa kawayanan, kabila ng tubigan, harap sa Norte, tanaw namin ang bayang Maragondong, kanan ang sikat ng araw at sa likod ay tanaw ang bundok buntis, ay niyaya nila akong magpahinga raw muna kami at sila'y pagod. Pumayag ako. Nagupuan kaming lahat sa pinakapaa ng bundok na munting bilog, harap sa tubigan at kawayanan. Nang malaon na nang kaunti ay sinabi sa akin ni don Andres: "*Kapatid, malapit na rin lamang tayo sa bundok ng Tala ay baka mabubuksan na iyong pakete o sulat at ng malaman natin kung saan mo kami iiwan*". Alang-alang sa pakiusap ay pumayag ako. Akala ko'y sa panggulo sa Tala doon sila ibibigay. Dahil sa sabing basahing malakas sa harap nila at ng malaman kaya binasa ko naman ng malakas ang nilalaman na humigit kumulang ay ganito:

*G. Komandante Lazaro Makapagal*:

*Alinsunod sa utos ng Consejo de Guerra na ginanap sa Maragondong noong ika 8 nitong Mayo laban sa magkapatid na sina G. Andres at Procopio Bonifacio, hinatulang barilin upang mamatay. Sa pamamagitan nito, kayo at mga kawal na nasa ilalim ng inyong kapangyarihan ay inuutusan upang ganapin ang nasabing hatol na barilin ang dalawang magkapatid.*

*Ipinatatalastas sa inyo na sa ano mang kapabayaan o kakulangan ng pagsunod sa utos na ito ay pananagutan at ipapataw sa inyo ang bisa at kautusang nasasabi sa Codigo de Enjuiciamento Militar Español.*

*Dios ang mag-ingat sa inyo sa mahabang panahon.*

*Maragondong* 10 *de Mayo de* 1897.

MARIANO NORIEL.

Nang maringig nila ang wikang *barilin ang magkapatid* ay napatigil ang pagbasa ko dahil sa ang Procopio ay napalukso sa upo sabay ang wikang *"Naku Kuyang!"*, Ang Andres ay napaluhod na akmang ako'y yayapusin, sabay na napasigaw ang wikang *"Kapatid, patawarin mo ako"* Ako naman ay umigtad at ang minamatyagan ko ay ang kilos ng Procopio dahil sa malakas kay sa Andres ay baka ako maunahan. Kinabahan ako ng takot na baka lumaban o makawala at makapagtago sa kagubatan. Awa sa kanila at takot sa nag-utos ang naghari sa akin. Paano ako? At ako'y sumigaw ng *"Peloton, Preparen! Carguen, Armas!"* Nang maringig nilang naglalagitikan na ang mga gatilyo ng pusil sa pagkakarga, sila'y tumahimik na. Nang makargahan ang mga pusil hinarap ko ang Procopio, sinabi kong: *"Defrenten, Mar!"* Itinuro ko ang dinaanan, isang landas na munti, patungo sa loob ng gubat. Sa loob ng gubat ay tinupad namin ang utos ng Consejo de Guerra. Pagkatapos ay binalikan ko ang Andres na binabantayan ng dalawang kawal. Nang ako'y makita niya ay paluhod na sinabi sa aking *"Kapatid, patawarin mo ako!"* Ako noon ay nasa panganib din na gaya niya. Nagdaramdam siya ay nagdaramdam din ako, ngunit *"Wala akong magagawa"* ang naging sagot ko sa kanya. Nang makita niyang hindi siya makapamamanhik sa akin ay biglang tumakbo. Tinungo ang kagubatan, kaya hinabol namin. Inabot namin sa tabi ng ilog, pinakasulok ng isang ilog na munti. Sa malaki siya naroon at ang munting ilog ay pinaka sanga. Doon namin siya binaril. Pagkatapos ay tinangka naming ibaon, bilang paggalang, datapuwa't wala kaming panghukay. Gayon man ay nakagawa kami ng kaunti sa bayoneta, tinabunan ng kaunti na mga sanga ng kahoy ang pangdagdag.

Pagkatapos noon ay nagbalik na kami. Ang katotohanan ay ang aking sariling loob ay galit sa aking ginawa, nguni't kung isipin ko'y wala akong magagawa laban sa nag-utos na hindi mo masusuway. Binasa ko uli ang sulat mula sa una hangang katapusan. Bumalik kami sa Maragondong na malumbay sa nangyari. Kung nalaman ko kapagkaraka'y dili ang hindi ako tatanggi dahil sa hindi ko gusto ang gayong *servicio.* Masarap sa akin ang humarap sa panganib na laban kay sa gumanap ng gayong tungkulin sa isang hindi kagalit at walang sama ng loob. Nang kami ay malapit na sa bayan ng Maragondong ay nasalubong ko ang kanyang asawa, Ginang Gregoria de Jesus, at itinanong sa akin kung saan naroon ang kinuha ko sa kanya (ang Andres at Procopio).

Sa awa'y hindi ako nakasagot pagka't nalalaman kong malaking lumbay ang idudulot ko sa kanya. Gayon man ay napilitan akong sumagot: *"Magpatuloy kayo at itanong sa Pangulo sa Tala"* Ito'y kabulaanan, nguni't sa habag ko'y ano ang sasabihin ko? Pagkatapos ay nagpatuloy kami sa paglakad. Nang dumating kami, ang loob ng bayan ay nilulusob ng mga kastila, lahat ay napapalabang mahigpit. May labanan sa loob ng Patio, sa harap ng simbahan, kumbento at ang kampanario ay kinakanyon. Nang tamaan ang kampanario ay sumabog ang bato, inalipad ang aking kapasete nguni't hindi ko na makuha sa higpit ng laban. Hindi nalaon ay isang bala ng mauser ang tumama sa dibdib ko, galing sa tribunal, nguni't hindi gaanong dinamdam dahil sa tumama muna sa relos na bakal sa patio bago sa akin. Nang atakihin kami ng *"a la bayoneta"* ay hindi kami nakatagal. Patay at sugatan ay nagtimbuwang sa patio. Aywan ko kung ano ang nangyari. Tinamaan ako sa binting kanan, hindi ako makabangon ni hindi makagapang. Isang kawal ang humila sa akin. Kinaladkad akong parang sanga ng kahoy, at itinawid ako ng ilog. Nang makatawid sa ilog ay isa pa ang tumulong. Nang malayo na ako sa umuulang bala ay iniwan ako sa lilim ng isang puno ng kahoy na malaki. Ang laban ay inumpisahan ng umaga at nang maagaw sa amin ang bayan ay magiika-3 ng hapon. Gayon man ay hanggang magiika-6 ng hapon ay nariringig pa rin ang putukan. Ako'y magdamag na naiwan doon. Hindi ako kumain ng ano man bagaman maghapon at magdamag na gutom na gutom ako. Nang sumunod na umaga ay kinuha ako roon. Ginamot at dinala ako sa malapit sa bundok ng Buntis. Si heneral Noriel na nag-utos sa akin sa pagbaril sa magkapatid na Bonifacio ay hindi ko nakita dahil mandin sa pagkakawatak ng mga kawal dahil sa nangyaring mahigpit na labanan. Dahilan dito sa mga nangyaring ito at ang tatlong pagkakatama sa akin kaya hindi ko malimutan na ang araw na iyon ang ipinasok ng mga kastila sa bayan ng Marigondong at siya rin namang araw na ikinamatay ng magkapatid na Andres at Procopio Bonifacio.

Manila, Hunio 27, 1929

LAZARO MAKAPAGAL

Ayon sa isang salaysay ni heneral Pio del Pilar na sinulat at nilagdaan noong 1929, ang magkapatid na Bonifacio ay ginawaran ng indulto o patawad ni hen. Aguinaldo, nguni't nang

tanggapin ito ni Hen. Noriel ay patay na ang magkapatid. Ukol dito, ay basahin ang aking akdang *"Mga Kasulatang Lumiliwanag Sa Pagkakapatay Kay Andres Bonifacio"*.

Patay na si Andres Bonifacio at ang kanyang bangkay ay kinain na nang lupa, ang diwa niya'y siya ring naging tanglaw ng Himagsikan, gaya ng mapatutunayan sa isang tula niyang lumaganap noong 1897 at "98" na pinamagatang "Ang Mga Cazadores". Narito:

**Mga kasadores dito ay padala**
**sanhi daw sa gulo'y lilipulin nila**
**nguni't hindi laban yaong kinikita**
**kundi ang mang-umit ng manok at baka.**
**Yaong mga bayang sa tahimik kanlong**
**sa mga kastila'y siyang hinahayon,**
**ang bawa't makita nilang malalamon**
**pinag-aagawang masahol sa gutom.**
**Boong kabahayan ay sinasaliksik**
**pilak na makita sa bulsa ang silid**
**gayon ang alhajas at piniling damit**
**katulad ay sisiw sa limbas dinagit.**
**Sa mga babae na matatagpuan**
**mga unang bati'y ang gawang mahalay**
**kamuntik man lamang di nagpipitagan**
**sa puring malinis na iniingatan.**
**At ang mga lakong kamatis pakuan**
**milon at iba pang pinamuhunanan**
**walang nalalabi sa pag-aagawan**
**ng mga kastila kung matatagpuan.**
**Lahat ng makita nilang maggagatas**
**agad haharangin dadaanin sa bulas**
**tuloy lalaklakin ng mga dulingas**
**anopanga't wala nang pinalalampas.**
**Ngalang "cazadores" hindi nadadapat**
**kundi "sacadores" ang ukol itawag**
**bakit sa tanguay (?) malayo at aguwat**
**mandi halatan (?) matakaw at duwag.**

Ang mga bahaging nilagyan ko ng (?) ay hindi na mabasa pagka't kinain ng anay. Ang tulang iyan ay sinipi ko sa mga tala ng nasirang Mariano Ponce na nag-ingat ng mga sipi ng ilan sa mahahalagang sinulat ni Andres Bonifacio.

Ang unang pagdiriwang sa kaarawan ni Andres Bonifacio ay idinaos noong 1901 sa daang Alvarado, Binundok, Maynila. Noong 1910 ay binalak ang unang pagpapatayo ng monumento sa karangalan ng Ama ng Katipunan, nguni't tinutulan ito ng pahayagan LIBERTAS sa matuwid na ang gayon ay magiging isang "Estatua al Crimen". Sinagot ito ng mga pahayagang pilipino at ang LIBERTAS ay sunod na naglathala ng kanyang mga sagot noong ika-23 at ika-25 ng Pebrero ng 1910. Ang unang lathala ng LIBERTAS ay napalathala noong ika-19 ng Pebrero at pinamagatang "ESTATUA AL CRIMEN".

Upang mawala ang pag-aalinlangan, ang nasirang Epifanio de los Santos Cristobal, ayon sa pangulong Rafael Palma, ay hinirang ng pamahalaan na gumawa ng pagsisiyasat sa kabuhayan ni Andres Bonifacio at sa ulat niya na sinasabing si Andres Bonifacio ang dapat kilalaning Ama ng Demokrasya at ng Himagsikan sa Pilipinas ay doon ibinatay at isinalig ng pamahalaan ang pagkilala sa kadakilaan ng nagtatag ng Katipunan. Noong ika-3 ng Setyembre ng 1911 ay ginawa ang pagpapatayo sa monumento sa Balintawak at pagkaraan ng siyam na taon, o dili kaya'y noong ika-30 ng Nobyembre ng 1920 ay iniharap naman ng noo'y senador Lope K. Santos ang kautusang nagtatadhanang maging pistang pangilin ang kaarawan ni Bonifacio. Napagtibay ang nasabing panukalang batas at mula noong ika-30 ng Nobyembre ng 1921 ay naging pistang pangilin ang kaarawan ni Bonifacio, sa bisa ng batas blg. 2946.

Ang buong biograpiya ni Andres Bonifacio ay itinuturo ngayon sa mga paaralang bayan mula noong 1928, sa pamamagitan ng aklat na PHILIPPINE PROSE AND POETRY na sadyang inihanda ng Kawanihan ng Pagtuturo at ginagamit ng mga nasa unang taon sa high school. Sa mahahalagang akda naman na nauukol sa kanyang buhay ay kabilang ang kina Gg. Manuel Artigas y Cuerva sa kastila, Epifanio de los Santos Cristobal sa kastila at ingles, Hermenegildo Cruz sa tagalog, Jesus Castro Olega sa tagalog at Aguedo Cagingin sa ingles. Si G. Remigio Mat. Castro ay siyang nagsapelikula ng buhay ni Andres Bonifacio, at si G. Antonio K. Abad ay

may inihandang dulang nauukol sa buhay ni Bonifacio na isasapelikula rin.

Ang mga makata sa wikang tagalog ay siyang nakapagsuob ng lalong mababangong kamanyang ng papuri at paghanga kay Bonifacio. Sa ingles ay sina Mauro Mendez, Juan F. Salazar at iba pa. Sa kastila ay namumukod ang kina Don Fernando Ma. Guerrero at Manuel Bernabe, lalo na ang kay Cecilio Apostol na natatapos sa mga talatang:

> **"Por los claros timbres de tu ejecutoria**
> **los humildes granos de mi incienso quemo.**
> **Por tí nuestra Patria hoy vive en la Historia.**
> **Resplenda en su nombre por siempre la gloria,**
> **Plebeyo Patricio, Caudillo Supremo."**

At sa kasaysayan ay talagang hindi na maaaring makatkat ang pangalan ni Andres Bonifacio. Hindi lamang siya ang kinikilalang pangunang bayani ng himagsikan sa Pilipinas kundi maging ang mga kasulatang nauukol at may kinalaman sa kanya ay siya pa ring nangunguna, alinsunod sa isang pagsusuring inilathala ni Dr. José P. Bantug sa bilang ng *La Opinion* noong ika-22 ng Marso ng 1930, na ang akta sa Teheros noong ika-23 ng Marso ng 1897, ang akta sa Naik, walang petsa, at ang Dekalogo ni Bonifacio, ay siyang mga panguna sa talaan ng sampung lalong mahahalagang kasulatan ng Himagsikan, mga palagay itong ibinatay niya sa kurokuro nina heneral Artemio Ricarte Vibora, Emilio Aguinaldo at Cecilio Apostol na hiningan ng talaan ng kung alin-alin ang sampung lalong mahahalagang kasulatan ng Himagsikan sa Pilipinas.

Bukod sa mga karangalang iyan na iniuukol sa kadakilaan ni Andres Bonifacio ay maidaragdag pa ang sumusunod: dalawang malalaking paaralang bayan, isa sa Maynila at isa sa Gerona, Tarlak; ang isang samahan na tinatawag ngayong "Caballeros de Andres Bonifacio de Filipinas", ang "Bonifacio Institute", ang posporong may tatak na "Andres Bonifacio" ng Philippine Match Co. Ltd., at isang malaking balangay ng kapatirang Palihan ng Bayan na nagtataglay rin ng pangalan ni Andres Bonifacio. Sa mga nayon naman o "barrio" ay maibibilang ang sa Unisan, Tayabas, ang nasa San Joaquin,

Iloilo, ang nasa San Jose, Nuweba Esiha at ang nasa Baras, Rizal. Sa mga sitio naman ay ang nasa nayon ng La Granja, bayan ng La Carlota, Occidental Negros at ang nasa nayon ng Tayug, bayan ng Tayug, Panggasinan. Mula naman noong 1923, ang ika-24 baytang ng mga Hiwaga ng Ktt. Kap. ng mga Alagad ni Dimas-Alang (G. O. C. D. A.) na natatatag sa Pilipinas at lumalaganap hanggang sa Amerika at sa iba't ibang dako sa Dulong Silangan, ay tinatawag na baytang ng mga "KAWAL NI BONIFACIO", ayon sa Ritual na sinulat ni G. Julian C. Balmaseda.

# MAY PANIWALA ANG LUPONG TAGASIYASAT NA KAY ANDRES BONIFACIO NGA ANG MGA BUTONG NATUKLASA'T NAHUKAY

Na, ang mga butong iniingatan ngayon sa Museong Pambansa ay mga butong tunay ni Andres Bonifacio, ay siyang pinatitibayan ng ulat na iniharap ng Lupong Nagsiyasat. Narito:

**Maynila, ika-31 ng Marso, 1926.**

**Kgg. Manuel Roxas,**
**Espiker,**
**Kapulungan ng mga Kinatawan.**
**Maynila.**

**Minamahal kong Espiker:**

**Ipinagkakapuri kong ipadala sa inyo ang ulat ukol sa naging wakas ng tungkuling, sa pamamagitan ng liham na ipinadala ninyo sa akin noong ika-2 ng Enero ng 1926, ay napaatang sa aking balikat. Sa nasabing ulat ay kasama na rin ang lahat ng nangyari na, sa inyong tagubili't utos, ay inilipat sa aking kamay ni G. José G. Generoso.**

**Ipinagbibigay-alam ko sa inyo na ang pinakaubod ng mga ulat na ito ay hindi pa napagtatalunan nitong nakalagda, ng mga kagawad ng Lupong Pambansa at ng mga kagawad ng Kapisanan ng mga Beteranos ng Himagsikan, at dahil diya'y inilakip ko na rin dito ang ilang sipi upang ilipat sa nasabing mga lupon upang pagtalunan at pagpasyahan, sakaling ipinalalagay ninyong iya'y kinakailangan. Dahil sa kahalagahang pambansa ng suliraning ito, kung kaya binubuo ko ang aking huling pasya sa tulong ng isang pagsisiyasat na tuwiran at sarilinan, na ang kabuuan nito, ayon sa sumusulat, ay siya nang pangwakas.**

**Buong pitagang sumasainyo,**

**EPIFANIO DE LOS SANTOS**
**Direktor**
**Philippine Library and Museum**

Sa kasunod ay matutunghayan ang isa pang ulat ni G. Epifanio de los Santos na ipinadala sa Espiker Roxas, bilang karagdagan sa unang ulat na ipinadala niya, at may petsa noong ika-26 ng Nobyembre ng 1926.

Kgg. Manuel Roxas,
Espiker ng Kapulungan ng mga Kinatawan.

Ginoo:

Bilang pagtupad sa tungkuling iniatas sa akin ng inyong liham noong ika-2 ng Enero, 1926, ay malugod kong ipinagbibigay-alam sa inyo ang sumusunod:

Ang yumaong si Hral. Riego de Dios, si Koronel Makapagal at si G. Cajulis, sa panig ng "Asociacion de Veteranos de la Revolucion," at si Hral. Pantaleon Garcia at ang nakalagda, sa ngalan ng Lupong Pambansa, ay nagsitungo sa pook na pinaghukayan ng mga buto ng yumaong ANDRES BONIFACIO. Sang-ayon kay G. Makapagal, ang pook na yao'y di siyang pook na pinagbarilan kay Andres Bonifacio, kaya't ang mga butong natuklasan ay di siyang mga tunay nitong buto... Sa turo niya, ang lupon nami'y nagpatuloy ng lakad, nagdaan sa lansangang hayag, tumigil sa paanan ng isang bundukin, at ang bahagi nitong nasasaka ay siyang itinuro ni Makapagal na umano'y pook na pinagpatayan sa magkapatid na Andres at Procopio. Pagkatapos nito, ang mga kagawad ng pulutong namin ay nagbalik na sa Marigundong, at matangi kay Heneral Riego de Dios, ang iba'y lumulan na sa tren sa Naik patungong Maynila.

Nang maragdagan pa sa Maynila ang mga pagsisiyasat na ito, at matapos maihambing sa mga nagawa na ng lupon noong 1918 at sa ilang mga pangyayari sa kasaysayan, ang nakalagda ay nanatili sa paniniwalang ang mga butong nahukay noong 1918 ay siya ngang tunay na mga buto ni Andres Bonifacio. Ang paniniwala kong ito'y naipahayag ko na sa pakikipagpulong sa Lupung-Pambansa.

Pinatitibayan ang paniniwala kong ito ng mga sumusunod na pasubali at mga pangyayari.

Ayon kay Makapagal, siya't ang kanyang pulutong na binubuo ng apat na kawal na di niya alam ang mga pangalan at ngayo'y nangamatay na, ayon sa kanya, ay siyang tanging nangakababatid at nangakapakialam sa pagkapatay at paglilibing kay Andres Bonifacio. Nguni't nang ituro niya ang pook na pinagbarilan noong ika-10 ng Enero ng 1926, ang una niyang pahayag sa nakalagda noong ika-25 ng Setyembre ng 1925, ay kanyang binago at sinabi pang ang inaakala niyang bundok ng Tala ay bundukin pala ng Lagundi. At, bagama't ang pook na ito'y natatamnan ng tubo, ito raw ay di nasasaka noong Mayo ng 1897. At sapagka't ang hukay ay gawa lamang ng mga gulok at bayoneta, at ang bangkay ay nabaon nang bahagya na sa lupa, tinitiyak niyang ang pangdungkal ng araro, ang mga babuy--damo, ang aso o ang agos ng tubig ang siyang tumangay sa bangkay o sa kalansay. Nguni, ang

may-ari ng lupa na si Marcelo Angeles Hinahon, may gulang nang 21 taon nang 1897, ay walang kamalayan sa bagay na ito, ni walang ano mang kasaysayang nababatid niyang nangyari sa mga pook na paligid, gayong alinsunod sa aking pagkabatid, ang pook na ito'y maraming panahon nang nasasaka at sa paligid-ligid ay matagal nang maraming bahay na natatayo. Maging ang yumaong si Hen. Riego de Dios, taga Marigundong, ay wala ring malay sa iniuulat na ito ni Makapagal, at nakapagtatakang lubha ang kawalang ito ng sali't-saling salita man lamang, kung aalagataing ukol pa naman sa isang tanyag at bantog na taong tulad ni Andres Bonifacio. At sapagka't si Makapagal, dahil sa kanyang pagmamadali na udyok ng mga pangyayari, at ang kanyang mga kawal ay tumupad agad sa atas sa kanila, at pagkatapos ay di na nabalik sa pook na yaon sa loob ng 27 taon, kaya di na maaari ngayong matiyak pa ang pook na pinangyarihan hanggang sa kaliit-liitang sulok. Ang malamang na nangyari, si Makapagal na di matatawarang may mabuting kalooban, dahil sa kanyang pagkalimang ay naipagkamali ang pook sa talagang tunay na pinagpatayan, pagkalimang na sukat nang asahan dahil sa katagalan na ng panahong nagdaan, at ng mga maligalig na pangyayaring naghahari noon at ang pagkakawangki-wangki ng mga pook na itong bulubundukin, ng isang tanawing likas na pabagu-bago, gawa ng kamay ng tao.

Sa kabilang dako, ang paniniwala kong ang mga labing itong aking binanggit ay siyang tunay, ay nasasalig sa mga sumusunod na pangyayari.

Si Guillermo Masangkay na lubhang malapit kay Andres Bonifacio, ay nagpahayag na ang utusang si Goryo ni D. Andres na kailan man ay di nahihiwalay sa kanyang panginoon, ay siyang naglibing sa bangkay nitong iniwan ng nagsipatay sa kanya at siyang nagturo ng pook na pinaglibingan noong 1898. Nagbalik si Masangkay sa pook na ito noong 1914 na ang hangad ay hukayin ang mga labing natagpuan na niya sa pamamagitan ni Goryo, at nang 1918 ay naging kagawad siya ng Lupong siyang humukay. Nagdagdag pa ng ilan pangyayari si Masangkay na nagpapatibay nito sa kanyang pahayag sa "El Debate" noong ika-29 ng Nobyembre, 1925.

Sa pagsisiyasat na ginawa ng Lupon noong 1918, ay nagsalaysay, bukod sa ibang mga saksi, si Tomas Zapalla, isa sa mga nagsihukay at bantay sa pook na yaong pinagpatayan at pinaglibingan kay Bonifacio, at bukod sa hindi na siya umalis sa pook na yaon ay kinilala pa niyang ang lugal na nabanggit ay siya ngang pook






*Si G. Guillermo Masangkay, malapit kay Andres Bonifacio at ang bayaning Geronimo Cristobal na binaril ng mga kastila.*

at ang mga labí ay siyang tanging nalibing doon. Nagsipagsalaysay rin ang may-ari ng lupang si Jose Reyes, ang pari sa Marigundong na si P. Dumandan, na sa kusang kahilingan at sapagka't siya ang pumatnubay hanggang sa mga huling sandali, kaya't nabatid niyang lahat at ang kapatid na babae ni Andres Bonifacio, na si Espiridiona Bonifacio na nagpatotoo sa sinabi ni Zapalla at siya ring nagpatunay ng pook at kumilala na siya ngang tunay na buto ang nahukay. At mayroon pa, si Domingo Lapaz, may 75 taong gulang, na siyang sumasaka ng lupang kanugnog ng pinaglibingan, ay bumabanggit ng mga pangyayaring nawawangki sa mga binanggit ni G. Makapagal sa nakalagda, at si Lapaz ay isang saksing lubhang mahalaga, sapagka't maluwat ding naglingkod kay Andres Bonifacio at nakababatid ng mga hirap na binatá ni Andres mula sa kanyang pagkadakip hanggang sa siya'y patayin. Tunay ngang di siya naging saksi sa paghukay ng mga buto, nguni't dinadalaw niya, kungdi man araw-araw, minsan o makalawa sa isang linggo, ang kanyang lupa na kanugnog ng pook na pinaglibingan.

Sinamahan ni Lapaz ang pulutong ng mga kagawad ng Lupong Pambansa at ng Samahan ng mga Beterano ng Himagsikan. Dahil sa kanyang katandaan na at sa halos panglalabo na ng mga mata ngayon, at sapagka't ang puno ng alibambang na nakayungyong sa pinagbaunan ng mga labí ni Andres Bonifacio at ang mga tuod ng kawayan ay nangawala na, kaya di nakuhang ituro ang tiyak na pook na pinaglibingan nila ng kanyang mga kasamang Rufino at Gerardo, mga kasama ring nangamatay na ng may-ari ng lupang pinaglibingan kay A. Bonifacio; nguni, humigit-kumulang ay tiniyak na ang kanyang tinutuntungan ay siyang pook na pinaglibingan niya't ng kanyang mga kasama sa bangkay ng Supremo ng Katipunan, isang pook na kailan man ay di pa nabubungkal. Ang labis niyang pagkatalos sa pook—anya—at kahi't sa hipo man lamang, ang sa kanya'y nagdudulot ng kasiguruhan. Kaya't —ang dugtong pang saad sa nakalagda, nang ang Heneral Riego de Dios, mga ilang araw pa bago dumating ang magkalakip na Lupon, ay nagtungo sa pook ding yaong kasama ng dalawa pang tao upang siyasatin at itanong sa kanya kung bakit, gayong di naman niya nakita ang pagpapahukay ay natiyak niya ang pook na pinaghukayan, ay sumagot siyang yaon nga ang mga buto; isinagot niya sa Heneral ang ganito: "Ang sino ma'y maaaring mag-alinlangan sa aking mga sinasabi; nguni, wala akong alinlangang ang mga butong ito'y siyang tunay. Diyos ko—ang para pang naghihinagpis na sinaliwan ng buntung-hininga—sa hipo man lamang ay mapag-uunawang ito na nga!"

Ang kailangan ngayo'y ang linawin kung ang mga butong hinukay noong 1918 ay siyang mga tunay na kay Andres Bonifacio. Nang ang mga buto'y pag-ugpung-ugpungin nina Doktor Sixto de los Angeles at Fidel Cuajunco, isang malaking bahagi ng kanilang ulat ay naangkop sa ilang mahalagang pahayag ng kapatid na babae ni Andres Bonifacio. At kung idaragdag pa ritong ang may-ari ng lupa, ang kanyang katiwala at lahat ng lumahok sa pagsisiyasat na ginawa noong 1918 at 1925, ay nagkakaisa halos sa pagsasabing siya ngang mga tunay na buto, mapag-aalinlanganan pa kaya ang katotohanang ito?

Dahil sa mga matuwid na ito at sa iba pang mga unang pangyayaring may uring makasaysayan, ang nakalagda'y naniniwalang si Andres Bonifacio ay pinatay nang umaga ng ika-10 ng Mayo ng 1897, na ang mga butong nasa pag-iingat ngayon ng mga Lehiyonaryo ay siyang tunay. Nguni't maaari ring idagdag na ang mga butong ito'y tila napabayaan sa Presidensiya ng Marigundong, ayon sa pahayag sa nakalagda ng kasalukuyang Pangulo ng bayang yaon,

G. Florentino de Guia, at maliban kung sa nabanggit nang presidensiya at mula nang ilipat ang mga buto sa Maynila hangga ngayon, ay napalitan na, ang mga butong ito'y dapat ipasyang siya ngang tunay na kay Bonifacio.

Gumagâlang,

EPIFANIO DE LOS SANTOS
*Direktor,*
Philippine Library and Museum.

## MGA SINASABI NILA ....
## Ukol kay JOSE P. SANTOS

---

Your scholarly comment on the joint work of Russell and Rodriguez on THE HERO OF THE FILIPINOS clearly shows that you have done a great deal of research work and speaks highly for the thorough manner in which you have handled your subject. Flattery aside, the Philippines needs more men like you.

JUAN COLLAS
Editorial Staff
*The Philippines Free Press*

---

José P.Santos, este es el hijo, el primogenito del sabio historiador D. Epifanio de los Santos Cristobal que viene publicando libros y folletos que, reunidos, harian la historia de un pueblo, de una raza, de una patria. Pepe Santos ha heredado de su ilustre padre todos los meritos para hacer que el pueblo filipino se conozca a si mismo por medio de sus martires y sus heroes. Es muy joven aun, y la patria espera de su pluma mas sozanada cosecha.

EL DEBATE, Agosto 4, 1935.

---

As he saw in his eldest son, Jose P. Santos, an intense desire to study the lives and exploits of Andres Bonifacio, Emilio Jacinto, and other heroes of the revolution, he left him all the documents pertaining to those leaders which now form the nucleus of the great revolutionary collection and library of Pepe Santos. (EPIFANIO DE LOS SANTOS — HIS COLLECTION AND LIBRARY, The Sunday Tribune Magazine, Nov. 23, 1930).

---

Sa mga autobiografia, mga tala at iba pang mga ulat ng himagsikan, maaaring sabihin natin ng walang pag-aalinlangan na walang kapantay ngayon ang koleksiyon ni Pepe Santos. Isang kapurihan din ni Pepe Santos na siya lamang ang tanging nag-iingat ngayon sa buong daigdig ng mga orihinal na dokumento o ng maraming sulat kamay nina Andres Bonifacio at Emilio Jacinto, na wala sinoman at hindi makakita maging saan man, at ukol kay Ricarte ay siya naman ang pinaka-marami. (Sa PAGKAKAISA, ngayo'y MABUHAY, Pebrero 15, 1931).

## MGA AKDA NI JOSE P. SANTOS

---

LEYENDAS FILIPINAS (Katipunan ng maiikling alamat ni José P. Santos na inilathala sa La Vanguardia at iba pang pahayagan.)

POESIAS DE CECILIO APOSTOL (Katipunan ng mga tula ng bantog na makatang ito na may tulang papuri ni Don Fernando Ma. Guerrero at Paunang Salita ng Kgg. Claro M. Recto).

KASAYSAYAN NG LALAWIGANG NUWEBA ESIHA.

KASAYSAYAN NG LALAWIGANG RIZAL.

BUHAY AT MGA SINULAT NI PLARIDEL. May Paunang Salita ng Kgg. Manuel L. Quezon.

BUHAY AT MGA SINULAT NI EMILIO JACINTO. Naglalaman ng buong katipunan ng mga sinulat ni Emilio Jacinto na pawang hindi pa nahahayag. May Paunang Salita ng Kgg. Rafael Palma.

MGA KASULATAN UKOL SA HIMAGSIKAN.

ANG TATLONG NAPABANTOG NA "TULISAN" SA PILIPINAS. Buhay at kamatayan ni Juan Tangkad, auto-biografia ni Felipe Salvador (a) Apo Ipe na hindi pa nahahayag at mga kasulatan ni Macario Sakay.

ANG KASAYSAYAN AT PAMAHIIN SA ARAW-ARAW. Ang kasaysayan ng Pilipinas sa bawa't araw ng buong isang taon, kalakip ang mga pamahiin sa ipinanganganak sa araw-araw.

ANG SIGALOT NI BONIFACIO AT NI AGUINALDO. May Paunang Salita ni Heneral Artemio Ricarte (Vibora). Naglalaman ng lalong mahahalagang kasulatang hindi pa nahahayag tungkol sa alitan ni Bonifacio at ni Aguinaldo na humantong sa mapait na kamatayan ng magkapatid na Bonifacio.

MGA SALAWIKAIN, KANTAHIN AT KUNDIMANG TAGALOG. Katipunan ng mga salawikain, kantahin at kundimang tagalog.

ANG MGA MAGITING NG ATING KAHAPON. May Paunang Salita ng dalubhasang Teodoro M. Kalaw.

# MGA AKDANG IPALILIMBAG

NI

***JOSE P. SANTOS***

## ANG SIGALOT NI BONIFACIO AT NI AGUINALDO

May Paunang Salita ni

Hen. Artemio Ricarte Vibora

May Paunang Tula ni

Fernando Ma. Guerrero

Paunang Salita ng

Kgg. Claro M. Recto

Isina-aklat ni

JOSE P. SANTOS

## SINO SI HEN. GREGORIO H. DEL PILAR?

May Paunang Salita ni

Hen. Emilio Aguinaldo at Famy

(*Ubos na. Muling ilimbagin*)

## BUHAY AT MGA SINULAT NI PLARIDEL

May Paunang Salita ng

Kgg. Manuel L. Quezon

(*Ubos na. Muling ilimbagin*)

**JOSE P. SANTOS**

# BUHAY AT MGA SINULAT NI EMILIO JACINTO

PAUNANG SALITA
NG
KGG. RAFAEL PALMA



1935

JOSE P. SANTOS

# BUHAY AT MGA SINULAT
NI
# EMILIO JACINTO

PAUNANG SALITA

NG

Kgg. RAFAEL PALMA

1935

WITH THE COMPLIMENTS

OF

JOSE P. SANTOS

GERONA, TARLAK

PAGHAHANDOG...

Sa parang tunay na magulang: HEN. ARTEMIO RICARTE VIBORA, ang bayaning walang kupas.

*Ang may-akda.*



EMILIO JACINTO—THE BRAINS OF THE PHILIPPINE REVOLUTION

Drawn expressly for the FREE PRESS by the famous Filipino sculptor and artist, G. E. Tolentino

# EMILIO JACINTO

*Ang "Mata ng Katipunan at Kaluluwa ng Himagsikan," sang-ayon kay Andres Bonifacio.*

Ktt. Emilio Jacinto Pingkian
Kgg. na Gral en Jefe sa dakong Hilagaan.




Pasig

M. ANDRES BONIFACIO MAYPAGASA

PANGULO NANG HARING BAYANG KATAGALUGAN, MAYTAYO NANG K. K. KATIPUNAN NANG MANGA ANAK NANG BAYAN AT UNANG NAG GALAW NANG PANGHIHIMAGSIK.

SA PAGKAKILALA sa tapat na paglilingkod at pagtatangol sa Bayang tinubuan ni M. Emilio Jacinto Pingkian itong Kataastaasang Panguluhan sa pagganap nang kaniyang kapangyarihang tungkol, minarapat na inihalal ang nasabing kapatid sa katungkulang Pangulong hukbo sa dakong Hilagaan ng Maynila.

Upang mapagkilala at sundin sa buong sakop nang Pamahalaan nang Panghihimagsik at gamitin sa kaniya ang nararapat na pitagan aking iginawad itong Katunayan dito sa Kataastaasang Panguluhan nang Haring Bayan ngayong ika 15 nang Abril nang 1897.

Ang Pangulo ng Haring Bayan,




M. Bonifacio Maypagasa

*Katibayan ng pagkakahirang kay Emilio Jacinto na maging Punong Hukbo sa Hilaga ng Maynila at may lagda ni Andres Bonifacio.*

# BUHAY AT MGA SINULAT NI EMILIO JACINTO

---

## PAUNANG SALITA

ng

**Kgg. RAFAEL PALMA**

*Naging Pangulo ng Unibersidad ng Pilipinas*

---

*Isa pang ikauunlad ng pagyaman ng panitikang sarili ang paglalathala ng aklat na ito, isang akdang pinagsikapan, sinadya at nilikha ng sariwang talino ng isang batang manunulat. Ang aklat na ito ay salita ng buhay ng isa sa mga pinakamatapang sa sandatahan ng Himagsikan; isa sa pinakabantug na uliran noong panahong yaon. Hindi mapagaalinlanganan na si Emilio Jacinto ang siyang sinugo ng Diyos upang magbigay diwa at kuro sa ating panghihimagsik na pinaghandugan ni Bonifacio ng lakas ng kaniyang bisig at bilis ng kaniyang sandata. Bagaman si Emilio Jacinto ang bata sa dalawa, siya ang parating namatnugot sa piling ni Bonifacio, at naging tagapangaral ng bagong balita na pinagsikapan niyang ipangalat noon sa ating mga mamamayan. Nagkaroon silang dalawa ng pagkakaisang matibay, tapat at walang pagkasira, likha ng pagmamahalan, pagkakabagayan ng ugali, pagiisang alab ng loob at mga pangarap. Kaypala ang Himagsikan ay naging madugong patayan lamang na walang kasaysayan ni kinahinatnan, kung hindi sa kataasan ng isip at walang pagod na pagpapalaganap ng mahalagang aral na ginamit ng mapakumbabang anak ng isang tahimik na "tenedor de libros" na kung tawagin ay Emilio Jacinto.*

*Dapat nga siyang palitawin, ipakilala at pagukulan ng aklat. Hangga ngayon ang simula ng ating Panghihimagsik ay isang hiwaga pa sa karamihan sa mga pilipino. Maliban sa mga malalapit na katulong nina Bonifacio at Jacinto, napakakakaunti ang mga pilipinong nakaaalam ng pinagmulan at naging lakad ng mga pangyayaring ang naging tampok ay ang*

*unang Panghihimagsik nang '96 at ikinagulat ng maraming mamamayan.*

*Ang aklat na ito ay isang mahalagang abuloy na dapat pagaralan tungkol sa mga panahong yaon ng ating kasaysayan. Dito'y naguguhit ang tunay na larawan ni Emilio Jacinto, na walang kalabisan ni pagaalinlangan. Siya ay isa sa maraming mababang tao na kaypala'y nakaraang di napansin noong mga panahong napakababagal at maramot sa pagkilala sa karapatan at mapaniil sa pagunlad ng ugaling mahal na akala'y nanggagaling sa uri ng pagkatao. Nguni't ang mga aral ni Rizal at ng mga "nangauna" na nagpatulin sa isip na palaypalay, ang nagbunga sa budhi ng di kilalang binatang ito ng mahigpit na nasa na ipagsanggalang sa pamamagitan ng panulat at sandata ang mga karapatan ng kaniyang Inang Bayan. At si Bonifacio ang nagbigay sa kaniya ng mabuting pagkakataon.*

*Kung dahandahang babasahin ang mga talata sa aklat na ito, ay maliwanag na makikita ang mga unang pakikilamas at paghihirap ni Emilio Jacinto upang siya'y matuto; at kung dahil dito'y tunay na linasap niya ang mga kapaitan ng buhay, sa kabila naman ay ito rin ang nagbigay sa kaniyang kaluluwa ng makunat na tigas ng patalim, na siyang umalalay at nagpatatag sa kaniya sa harap ng kahirapan at mga panganib. Sa kaniyang mga kuro at mga sinulat na nakuha kaypala sa pagbabasa ng mga "enciclopedistas franceses," ay waring nagugunita ang maalab na tinig ni Rousseau at ang makawalat-dibdib na mga panambitan ni Lamennais. Hindi lumikha ni bumalak ng bagong turo si Emilio Jacinto, nguni't naalaman niyang gamitin ang mga dating aral sa kapakinabangan ng kaniyang bayan.*

*Ang may akda ng aklat na ito ay nakamana sa kaniyang amá ng dalisay na hilig sa pagkamasugid at ng kasipagan ng talino. Sa aklat na ito'y nalalantad ang mga bagong katibayan (documentos) at kasulatang nauukol sa kaniyang ibinubuhay, na siyang naghahayag ng bahaging pinakamahalaga sa katayuang pagkamanunulat ni Emilio Jacinto. Ang mga awit at papuri na natitipon sa mga huling dahon ng aklat na ito, na inialay ng mga pinakatanyag sa ating mga manunulat sa tula at tuluyan, alangalang kay Jacinto at sa kaniyang ginawa;*

*ay lalong masasarapan pagkatapos na lasapin ng bumabasa ang kawiliwiling tinig na nanggagaling sa mga sinulat ni Emilio Jacinto na ngayo'y inihahayag ng may akda ng kasaysayang ito.*

*Parating aking ikinalulungkot ang kasalatan sa kuro at mga aklat ng mga lipi natin sa kasalukuyan. Hindi pa tayo nakagagawa ng sapat na dami ng mga bungang-panulat na dapat nating gawin at sukat ikakilala sa atin ng boong daigdig. Kaya kinakailangan tulungan at pasiglahin ang paglalathala ng ano mang aklat na nauukol sa kapakanan ng mga pilipino. Dapat ipagkapuri at ipagparangalan ng panitikang sarili ang bagong hiyas na ito na nakararagdag sa natitipon na niyang kayamanan. Inaasahan ko na ang may akda ng* "Buhay at mga Sinulat ni Emilio Jacinto" *ay aani ng mga papuri dahil sa aklat na ito, at maghahandog siya sa atin ng iba pang akda na gaya nito'y nagaakay na tayo'y magmahal sa ating tinalikdan at umibig sa bayang ito na ina ng mga taong may talino at bait na kauri din ng kay Emilio Jacinto.*

*Maynila, ika 22 ng Agosto, 1928.*

## BAGO BASAHIN...

Bago basahin ang kasaysayang ito ng buhay ng isa sa lalong dakilang bayani ng nagdaan nating himagsikan, ay kinakailangang mabatid na walang nag-udyok sa akin upang sulatin ito kundi ang hangad na maipakilala ang mga katangian ng nasabing bayani na hangga ngayo'y lubhang marami pa rin ang hindi nakakikilala.

May ilan nang sumulat ng kaniyang biograpiya, nguni't panay na mga ulat at tala ng kaniyang kabuhayan at mga pagpuri at paghanga sa kanyang pagka-makata at manunulat, nguni't hindi inilalathala ang kaniyang mga akda, bagay na iki-natitira na lamang sa mga bali-balita ng bumabasa at hindi ikakilala sa kanyang mga sinulat.

Sa kabutihang palad, ang mga orihinal ng mga sinulat ni Emilio Jacinto ay natagpuan ko sa baul na kinalalagyan ng matatanda at mahahalagang kasulatang ari ng aking ama na matapos na ipagkaloob sa akin ay siya kong sinipi at inilakip sa kasaysayan ng kanyang buhay, upang sa ganito'y lalong mapagyaman ang kanyang biograpiya, sa pamamagitan ng pagpapakilala sa kanyang kagitingan at mga ginawa.

Ang may-akda nito ay kumikilala ng malaking utang na loob kay Dr. José P. Bantug, na siyang nagpalimbag, sa kanyang sariling gugol, ng kasaysayang ito.

JOSÉ P. SANTOS.

Maynila, Abril 8, 1927.

I

## KUNG SINO SI EMILIO JACINTO

Kung hindi namatay ang dakilang bayaning Andres Bonifacio ay siya sanang mabuting hingan ng mahahalagang ulat ng kabuhayan ni Emilio Jacinto, na tulad niya, ay isa sa mga pangunahing bayaning lumabas sa parang at naghandog ng buhay at kayamanan sa ikalalaya ng ating bayan.

Wala nang uuna kay Andres Bonifacio sa paghanga at pagdakila kay Emilio Jacinto. Wala siyang lihim na hindi ipinagtatapat dito at walang bagay at pangyayaring hindi muna niya isinasangguni kay Emilio Jacinto bago niya isagawa.

Ayon din kay Andres Bonifacio ay si Emilio Jacinto ang *kaluluwa* ng katipunan. Naging kalihim ng kapatiran ng mga manghihimagsik at siyang kinikilalang *mata* ng K. K. K. N. M. A. N. B.

Sa pag-uulat ni G. Lope K. Santos ng kabuhayan ni Emilio Jacinto ay sinabi niyang "maliban kay G. Epifanio de los Santos at Cristobal, ay wala pa hangga ngayong nakapag-uulat nang mahaba at masuri ng kasaysayan ni Emilio Jacinto. Sina Isabelo de los Reyes, Manuel Artigas, at pati ng nangamatay na J. Clemente Zulueta at Felipe G. Calderon, mga kilalang mananalaysay na pilipino ng mga nangyaring malalaking kabayanihan dito sa Pilipinas, ay walang naiukol kay Emilio Jacinto kundi ilang banggit-banggit lamang sa kanyang pagkatao at pagka-matalinong kalihim at matapang na kapatid sa KATIPUNAN. Lalo na sa mga mananalaysay at manunuligsang kastila at makakastila tungkol sa pagkakapaghimagsik ng bayang pilipino laban sa Espanya, gaya nina W. E. Retana, J. M. del Castillo, G. C. Mora, at ilang mga prayleng nabihag at napaghigantihan dito noon, at maging sa mga mananalaysay na amerikanong gaya ng nasirang Le Roy, si Dr. Barrows at iba pa, ay talagang bahagyang-bahagya nang may nababasang mga tukoy sa bayani at sangguniang ito ng K. K. K. Mahanga, kung mayroon man, ay ilang pagkutya pa kay Andres Bonifacio, o sa

KATIPUNAN, na sa ganito'y nararamay na pati ng tinurang kalihim.''

Sa mga mananalaysay natin na sumusulat sa wikang tagalog ay hindi marahil magiging kapangahasan kung sabihin ko ritong si G. Lope K. Santos ang siya namang nakapag-ulat ng mahabahaba at maliwanag tungkol din sa kabuhayan ng magiting na bayaning iyan. Ang naturang biograpiya o ulat ng buhay ni Emilio Jacinto na sinulat ni G. Lope K. Santos ay sadya niyang niyari upang ilakip sa ''Hoja Conmemorativa'' o pamahayag na pang-alaala sa pagkamatay nito na ipinalimbag ng Lupon sa Pagdiriwang noong 1914, nguni't dahil sa kagahulan sa panahon ay hindi nailathalang lahat kaya't ang ginawa ay muling pinalabas sa lingguhang ''Ang Bayang Pilipino'' noong ika-28 ng Mayo ng 1914.

Upang makatulong sa pagpapakilala ng mga katangian ng naturang bayani ay sinikap ko namang bumago ng landas na tinalunton ng mga nauna sa akin sa pagsulat ng kanyang kabuhayan, kaya't nang magkaroon ng halaga ang kasaysayang ito ay minabuti kong pagyamanin naman sa mga kasulatang hindi pa nahahayag na pawang bunga ng makatas na panulat ni Emilio Jacinto.

---

Kung susundin ang nakalagay sa kalendaryo, ang pangalan ni Emilio Jacinto ay dapat maging Valeriano, nguni't ang napili ng kanyang mga magulang ay ang Emilio, kaya't siyang inginalan sa kanya nang siya'y binyagan. Ang kaniyang ama ay si G. Mariano Jacinto na isang kilalang ''tenedor de libros'' sa Maynila nang panahong yaon at lalong kilala sa palayaw na *Don Mariano*, at hindi isang komersiyante na gaya ng palagay ni G. Isabelo de los Reyes. Ang kaniyang ina ay si *Nora Pangoy* na ang tunay na pangalan ay Josefa Dizon. Pamangkin siya ng bantog na si G. Jose Dizon, na pinatay ng mga kastila.

Sinasabing nang bata pa siya ay *Dizon* ang apelyidong ginagamit, nguni't nitong lumaki at magkaroon ng hustong pagiisip ay binago at ginamit na ang apelyido ng kaniyang ama, kaya't mula noon ay *Emilio Jacinto at Dizon* ang inilalagda niya sa mga liham at kasulatang nangangailangang lagdaan ng kaniyang boong pangalan.

Nang isilang siya sa maliwanag ay ika-15 ng Disyembre ng 1875 at ang mapalad na pook na sumaksi sa kaniyang pagiging tao ay ang siyudad ng Maynila. Dito siya lumaki at palibhasa'y ang *kastilang tindahan* o "lenguaje de tienda" ang kinaugaliang gamitin ng mga naninirahan sa Maynila kaya't ito ang wikang ginagamit nilang mag-aanak sa loob ng tahanan, at lumaki siyang garil at hindi matatás sa pagsasalita ng wikang tagalog.

Ang kaniyang ina ay magaling na hilot. Tangi rito ay may pagawaan ng tabakong hititin at ngatain sa kanilang bahay, na ang iba'y pagawa at ang iba naman ay ipinagbibili o inilalako. Dala ng kanilang kahirapan ay sa pahingi-hingi lamang ng damit sa ilang may kayang kamaganak o dili kaya'y sa pinaghilutan ng kaniyang ina ipinagpapalimos ng damit si Emilio Jacinto o kaya'y sa pagbili ng mga lumang kasuutan na inabot ng pagka-rematá sa mga *Agamá* o *Casa de Agencia.* Sa kawalan ng salapi ay hindi niya tuloy makuhang magpagupit, at madalas, nang siya'y nag-aaral na sa San Juan de Letran at maging nang malipat sa Unibersidad ng Santo Tomas ay laging napapabayaan ang kaniyang mahabang buhok at kaya lamang maipaputol, ay kung tunay na hindi na makatiis sa panunukso ng kaniyang mga kamag-aral. Kung minsan, at dahil din sa kanilang labis na pananalat sa kabuhayan, ay kumukuha na lamang ng basahang itim at matapos pirasuhin ito ay siyang ginagawang sintas ng kaniyang sapatos, at ang mga listong panglaylayan ng kaniyang mapagmahal na ina ay siya namang ginagawang panali sa kaniyang suot.

Nag-aaral pa lamang si Emilio Jacinto, ayon sa patunay ni senador Juan Sumulong, ay nagpakilala na nang kaniyang malaking pag-ibig sa bayan. Lagi siyang tahimik sa loob ng paaralan, nguni't ipinakikilala niya na siya'y may kamay na bakal, kailan ma't dumarating ang mga pagkakataon dapat niyang gamitin ito.

Totoo siyang mahilig sa pagbabasa ng mga aklat, nguni't lalo niyang kinagigiliwang basahin ang *"La Historia de la Revolucion Francesa"* at ang *"Los Misterios de la Inquisición"* at iba pang aklat na nauukol sa himagsikan.

Ang pag-aaral ni Emilio Jacinto ay napatigil dahil sa pagkakaroon na nga ng himagsikan. Noong 1898, at dahil sa likas

na hilig niya sa ikatututo ay tinangka niyang magpatuloy at ukol dito'y hiningan niya ng tulong si Mabini. Ito'y talagang tutulong naman sana, nguni't hindi na nangyari dahil sa muling pagbabangon ng mga pilipino laban naman sa mga amerikano. Ang sulat ni Mabini kay Emilio Jacinto ay ganito ang nilalaman:

Malolos 17 de Noviembre de 1898.

M. Emilio Jacinto

Pinakamamahal kong Kaibigan:

Maraming salamat dahil sa inyong ala-ala sa akin. Nang manga unang araw ay parang di ko kayo naala-ala, sa pagka't nagaala-ala akong baka masamain nila ang ating pagkikilala. Kinakailangan ko noon na magkaroon sa akin nang malaking pananalig, upang mabigyan ko nang kahusayan ang lakad nang ating gobierno, baga ma't hindi ko lubos na nakamtan.

Nang tanggapin ang inyong sulat ay ipinasabi ko kay Kapitan Emilio kung kayo'y makatitira dito sa Malolos at makaaasang walang liligalig sa inyo bagay sa nangyari nang unang panahon; ay ang sagot sa akin ay mangyayari at wala kayong aalalahanin.

Tungkol sa matricula ay kailangang kayo'y siyang makasapit dini;sa pagka't nawala ang inyong manga katibayan, ay kailangang magpresenta kayo nang isang declaración jurada na kapilma ang dalawang testigo na magpapatotoong kayo'y aprobado na sa 1.er año sa derecho at napatigil sa 2.o año. May panahon pa, sa pagka't hindi kayo ma huhuli hangan 1.o nang Diciembre na siyang taning.

Natutuwa ako, dahil sa inyong pagparini, sa pagka't umaasa akong malaki ang inyong maitutulong sa amin.

Maka aasa kayo sa lahat na makakaya nang talagang lingkod.

Ap. Mabini.

Nang mapasama si Emilio Jacinto sa Katipunan ay noon lamang nagkaroon ng malaking pagkakaunlad ito. Naging mabuting katulong at itinuring na kanang kamay ni Andres Bonifacio at ang ugali niyang mapag-isip at mahinahon, nguni't mapusok sa inaakalang matuwid ay siyang lalong kinalugdan ng dakilang Supremong Andres Bonifacio. Sa kamay ni Roman Basa na kasalukuyang pangulo noon na sumunod kay Deodato Arellano ay hindi gaanong nagkaroon ng malaking pagkakasu-

long ang nasabing kapatiran na di gaya ng makasama na lamang si Emilio Jacinto. Sina Teodoro Plata at Restituto Javier at ilan pa ang siyang tanging nagtitiyaga na lamang noon sa piling ni Bonifacio.

Ang pagkakalapit ni Emilio Jacinto at ni Andres Bonifacio ay utang sa asawa ni G. José Turiano Santiago na si Marina Dizon na pinsang buo sa ina ni Emilio Jacinto. Kasinggulang niya ang kaniyang pinsang ito at noong maliit pa itong pasusuhin ay laging pinasususo rin ng kaniyang inang si Nora Pangoy. Si Marina ay isa sa mga kaunaunahang babai nating napaanib sa katipunan, kasama ng ilan pang umaabot na lahat sa bilang na dalawampu't siyam.

May labingwalong taon lamang ang gulang ni Emilio Jacinto nang mapasama sa katipunan. Nagkaroon agad sa kaniya ng malaking pagtatapat at pagmamahal si Andres Bonifacio na hindi maaaring matularan ng iba.

Ang mahigpit na palakad ng mga katipunan na ang sinuman ay hindi maaaring magsalita ng ibang wika kundi tagalog lamang sa alin mang pagtatalo, usapan o padalahang sulat at patalastas ay siyang lalong nakatulong upang matuto agad na sumulat at magsalita ng dalisay na tagalog si Emilio Jacinto na dati'y garil na garil sa pagsasalita ng tagalog dahil sa pagkabihasang magsalita ng *kastilang tindahan*. Naging palakad ng katipunan na ang magsalita ng kastila sa kanilang mga pagtatalo ay minumultahan ng *labing anim na kuarta* (katimbang ng sampung sentimos ngayon) at ang kanilang mahigpit na tagapagpaganap ng kautusang ito ay ang isa sa mga bayani ng nagdaang himagsikan na si Hermogenes Plata.

Karamihan ng mga akdang sinulat ni Emilio Jacinto ay sa wikang tagalog at dahil sa kainaman ay marami ang nagpapalagay na nilampasan pa niya ang husay sa pagsulat at pananagalog ng kaniyang *gurong* si Andres Bonifacio. Kabilang sa mga naniniwala sa palagay na ito ay ang kasalukuyang kinikilalang ama ng mga mananagalog na si G. Lope K. Santos. May mga sinulat din naman siya sa kastila at isa na riyan ang tulang *A LA PATRIA* na niyari niya sa Santa Cruz, Laguna, noong ika-8 ng Oktubre ng 1897 at nilagdaan ng sagisag na *Dimas-Ilaw*, na ayon sa patunay ni G. Lope K. Santos ay "masasabing pinakamagaling sa ayos at sa paglalarawan ng kaniyang mga dam-

damin.'' Nahahawig umano ang tulang iyan sa *Ultimo Adios* ni Dr. Rizal, maging sa ''pseudonimo'' ng naturang panganay nating bayani, ayon naman kay G. Epifanio de los Santos, at *en sinceridad le va a los alcances* (sa pagtatapat ay hindi pahuhuli). Ang bantog na makatang pilipinong si G. Cecilio Apostol ay isa rin sa mga humahanga sa tulang iyan ni Emilio Jacinto.

Ang pahayagang *KALAYAAN* na mamakalawang lumabas ay siyang pinaglathalaan ng lalong mahuhusay na akda ni Emilio Jacinto. Ang naulit na pahayagan ay ipinalagay ng mga kastilang sa Yokohama (Hapon) nililimbag, gayong ang totoo'y dito sa Maynila, daang Carriedo, Santa Cruz, Maynila, sa likod ng kinalalagyan ng *''Bazar el Cisne''* na ngayo'y siyang kinaroroonan ng *Gusali ni Arias.* Nabili ang pinaglilimbagan ng pahayagang ito kay Antonio Salazar na binaril ng mga kastila. Dahil sa panganganib na matuklasan ito ng mga kastila ay inilipat sa Lavezares, Binundok, at pagkatapos ay sa Anyahan, Santa Cruz. Hindi matiyak kung saan humantong ang limbagang ito, bagama'y may nagpapalagay na nakarating hanggang sa gubat. Sina Francisco del Castillo, Valeriano Dalida at isa pang kasama na pulos na bisaya at ang hanap buhay ay ''buzo'' o maninisid ang siyang namuhunan at nagbigay ng salaping maibibili sa nasabing limbagan. Ang salaping ito naman ay nanggaling sa tama sa *Loterya* na umaabot sa halagang 8,000 piso. Ang ibinayad sa limbagan ay 400 piso at lumaki ito dahil sa mga kasangkapan namang nabili sa limbagan ni G. Isabelo de los Reyes. Ang mga katibayan ng katipunan ay sa limbagan ding ito patagu-tagong nililimbag at ang gumagawa ay sina Emilio Jacinto at ang namatay na manunulat na si G. Aurelio Tolentino.

At gaya ng binanggit ko na, ay sa limbagang iyan ginagawa ang pahayagang *Kalayaan* na sinusulatan nina Andres Bonifacio at Emilio Jacinto. Patagu-tago ito kung gawin at mamakalawa nga lamang lumabas. Ang *Pahayag,* gayon din ang *Sa Mga Kababayan* na lumabas sa unang bilang ay panulat ni Emilio Jacinto ang may akda. Ang mga lathala sa ikalawang labas ay sariling lahat halos ni Emilio Jacinto, nguni't ang ikalawang bilang na iyan ay hindi na nakarating sa kamay ng maraming mambabasa pagka't sinamsam ng mga kastila at pinag-

suneg, bagama't may itinago ring ilang sipi na ngayo'y iniingatan ng kanilang museo at aklatang pambansa sa Espanya.

Sa mga lathala ni Emilio Jacinto ay walang laging inilalagda kundi ang *Dimas-Ilaw*. Ang "simbolico" naman niya sa katipunan ay ang *Pingkian*.

Noong Mayo ng 1896 ay nanguna siya (si Emilio Jacinto) sa isang lupon ng mga katipunan na binubuo nina Andres Bonifacio, Cipriano Pacheco, Pio Valenzuela at iba pa, na nakipagkita at nagbigay-galang sa isang almiranteng Hapon at ibinigay rito ang isang pagbati sa emperador ng Hapon upang "ang liwanag na tumatanglaw sa Hapon ay magsabog din naman sana ng kaniyang mga sinag sa Pilipinas."

Ang *Camara secreta* ay manukala ni Emilio Jacinto at dito hinuhukom ang mga kapatid sa katipunan na pinaghihinalaang nagtataksil sa sinumpaang pagtatapat. Tatlo ang kagawad ng kamarang ito at sila'y sina Dr. Pio Valenzuela, naging gubernador sa lalawigan ng Bulakan, Andres Bonifacio at si Emilio Jacinto na siyang tumatayong tagausig o piskal. Ang palatandaan nila sa inilalagdang hatol ay ito: pag nilagyan ng tatak na may hugis o ayos ng isang kopa at isang ahas ay papatayin. Lilima lamang naman umano ang nilapatan ng mabigat na hatol ng kamarang ito at diya'y tila isa ang taga Pasig at isa naman ang taga Mandaluyong.

Sa mungkahi at munukala ni Emilio Jacinto, ayon sa ulat ni G. Lope K. Santos, ay dalawang sunod na taong pinarangalan nila ang ala-ala ng mga binitay na paring sina Burgos, Gomez at Zamora. Ito'y sa bahay ni Andres Bonifacio idinaos noong Pebrero ng 1894 at Pebrero ng 1895. Naglagay si Emilio Jacinto rito ng isang tumbang may gayak na kayong itim, may isang bungo at nakasulat ang pangalan ng tatlong paring binitay, at napapalamutihan ng mga baging ng makabuhay o "siemprevivo." Sa manukala rin ni Emilio Jacinto ay pinasusumpa ang bawa't kapatid na dumating na igaganti ang buhay ng tatlong paring yaon. Bumigkas pa raw ng talumpati si Emilio Jacinto at dito'y hinangaan siya, dahil sa matayog na nilalaman na ikinaluha ng maraming nakikinig.

Minsan naman, ayon kay G. Lope K. Santos, ay may nangyari sa Trozo na hangga ngayo'y sariwa pa sa ala-ala ng mga taga roon. Pista noon ng bayan at kasalukuyang lumilibot

ang prusisyon. Isang matandang lalaki ang ipinagtutulakan ng mga kuadrilyero sa tabi at nang dumating ang tenyente ay tumulong pa ito sa pagtulak at sinaktan. Nang makita ito ni Emilio Jacinto ay dinaluhong ang walang kaluluwang tenyente, nguni't palibhasa'y naroroon ang maraming kuadrilyero kaya't pinagtulungtulungan siya hanggang sa magkanggugulong sa isang kanal, napuno ng putik at namaga ang mukha at dumurugo ang nguso na dinala sa tribunal. Nguni't nang gabi ring yaon ay nakauwi siya at sa bahay na lamang tinangisan ng kaniyang mapagmahal na ina ang napagsapit ni Jacinto.

Isang araw bago dumating ang himagsikan at sa hangad na marating nila ang bantog na bundok ng *Tapusi* sa San Mateo na inaaakala nilang siyang mabuting pangublihan at urungan ng mga manghihimagsik kung saka-sakaling nagigipit ng kalaban, ay nagtungo sila rito nina Andres Bonifacio at gumawa ng pagsisiyasat. Sa bahay ni kapitang Matias de los Angeles ay doon sila unang nagtuloy at dito na rin sila inabot ng gabi at nakatulog. Kasama nila sa lakarang ito sina Aurelio Tolentino, Guillermo Masangkay, Francisco del Castillo na binaril ng mga kastila, Candido Iban, binaril din, Pedro Zabala, Faustino Mañalak, binaril, at Aguedo del Rosario. Binigyan sila ng kanilang tinuluyan ng isang *guia*, at nang makasapit na sila sa bundok ay natagpuan nila rito ang isang nagngangalang *tandang Pelis* na may malaking nababatid at kaalaman sa mga palikaw-likaw ng mga kabundukan doon. Ipinakilala ni Emilio Jacinto sa lakarang yaon na matagal siya sa paglakad. Ang boong sang-linggo halos ng *mahal na araw*, mula sa Martes Santo hanggang Sabado de Gloria, ay inilagi nila roon at matapos nilang marating ang yungib ni Bernardo Carpio ay nangagkaisa sila sa pagpapalagay na ang mga kabundukang yaon ang mabuting gawing kublihàn at urungan ng mga manghihimagsik,kaya't bago sila nangagsiuwi ay gumawa na sila ng planong magagamit pagdating ng araw.

Bago isagawa ang binabalak na paghihimagsik ay minabuti nilang sangguniin muna si Dr. Rzal na noo'y natatapon sa Dapitan. Sinugo nilang maglakbay si Dr. Pio Valenzuela at ito ang siyang nagdala kay Dr. Rizal nang balitang nauukol sa tangkang paghihimagsik. Isinama ni Dr. Valenzuela, upang may madahilan sa pagparoon, ang isang matandang lalaking

taga Kawit na nagaapelyidong Mata na may sakit at malabo ang mga paningin, palibhasa'y bantog na bantog si Dr. Rizal sa mga sakit na ito. Pagdating doon ay ibinalita nga ni Dr. Valenzuela na nakahanda na ang lahat at walang kulang kundi ang hudyat lamang upang simulan na ang kilusan, nguni't si Dr. Rizal na ayaw sa pagbububo ng dugo ay sumagot at itinanong kung handa na rin at tutulong ang mga mayayaman na sinagot ng tinanong na hindi. Sa ganito ay hindi sumangayon si Dr. Rizal pagka't ang mayayaman ang kinakailangang unang hikayatin upang sumama sa pagbabangon ng mga pilipino laban sa pamahalaang kastila, pagka't kung hindi ay ang mga mayayaman na ring iyan ang siyang una-unang makakalaban ng mga magsisipaghimagsik. Dahil dito ay si Emilio Jacinto rin ang siyang gumawa ng paraan, katulong si Pantaleon Torres upang ang paghihimagsik ay makabalisa, hanggang sa sinapupunan ng mga mayayaman. Ang mga pahayag ni Dr. Pio Valenzuela sa mga kastilang lumitis sa kaniya, nang ito'y mahuli, hinggil sa marurunong at mayayamang pilipinong katulong at nag-aabuloy ng salapi sa katipunan na sinabi niya, ay siyang maliwanag na nagpapatibay sa katotohanang ginawa nga nila Emilio Jacinto ang paraang ito.

Ang ginawa umano ng Consejo Supremo na kinabibilangan ni Emilio Jacinto ay itinala nila ang pangalan ng mga mayayaman, sinikap na makilala at maparisan ang kanilang mga lagda at ang mga pangalan at lagda ng mga mayayamang iyan ang siyang ginamit sa maraming kasulatang may kinalaman sa mga manghihimagsik na nangahulog naman sa kamay ng mga kastila. Sa mga nasabing kasulatan ay nakalagay na parang katulong at nagbigay ng malalaking abuloy ang mga naturang mayayaman, kaya't ang nangyari ay pinag-usig sila ng mga may kapangyarihan. Dito nagsimula ang ligalig sa kabi-kabilang dako hanggang sa ang loob ng marami ay mangapukaw.

Nalalaman nina Andres Bonifacio, Emilio Jacinto at Pantaleon Torres na ang gawang manghuwad sa lagda ng may lagda ay isang salang pinagdudusahan ng mabigat, bukod pa sa pangyayaring karaniwan nang ginagawa ng mga taong may maruruming kasaysayan, nguni't sa panahong yaong kinakailangang makakita ng isang mabuting paraang magagamit sa ika-

pagtatagumpay ng himagsikan, ang gawaing ito ay hindi lamang itinuring nilang isang *kabanalan* kundi bagkus pa nga ay isang tunay na pagkamakabayan.

Ang Consejo Supremo ng katipunan na siyang nagpasiya sa pagsasagawa nito ay binubuo noon ng mga sumusunod: Pangulo, Andres Bonifacio; Kalihim, Emilio Jacinto; pangalawang kalihim, Aguedo del Rosario; Piskal at heneral-en-hepe, Teodoro Plata; tagaingat-yaman, Enrique Pacheco; at mga kasangguni sina Dr. Pio Valenzuela, Restituto Javier, Jose Turiano Santiago, Alejandro Santiago at Procopio Bonifacio.

Dahil sa mabuting paraan ng naulit na Consejo Supremo, ang katipunan ay hindi lamang sa sinapupunan ng mga mayayaman at sa dampa ng mga mahihirap nakasapit, kundi gayon din naman sa iba't ibang tanggapan at kawanihan ng pamahalaan. Ang tanggapan ng mga sekreta at ang kuartel ng mga karabinero ay pinasok ng ilang tao ng katipunan na siyang nakikimatyag sa kanilang mga kilos. Si Andres Bonifacio ay nakakuha ng rekomendasyon sa kura sa Santa Cruz upang maipasok na sekreta ng mga kastila si Julio Navarro at si Emilio Jacinto naman ay sa isa niyang propesor sa San Juan de Letran nakakuha at sa pamamagitan nito'y naipasok niyang sekreta ang ilang tauhan ng katipunan. Sa wakas, ay natuklasan din ito ng mga kastila at ipinalalagay na ang nagsuplong ay walang iba kundi si Teodoro Patiño.

Isa pa sa mahalagang paraang ginamit ni Emilio Jacinto upang makausap lamang si Dr. Rizal na noo'y nasa look ng Maynila, lulan ng isang lantsa, ay nang walang anu-ano'y sálalapit sa tabi ni Dr. Rizal na noo'y nakikipaglaro ng ahedres sa tenyente ng mga beteranang tanod niya, ang dalawang taong may hawak na panglampaso at makailang sumagid sa tabi ni Dr. Rizal. Nahulaan naman agad ni Dr. Rizal na may mahalagang sadya sa kaniya ang mga taong ito kaya sandaling nagpaalam sa kaniyang kalaro at nagtungo sa kaniyang silid. Nilapitan siya ng isa sa mga naglalampaso at ipinatalastas na kaya sila nagtungo roon ay sa utos ng Supremo Bonifacio at ang ibig ay agawin si Dr. Rizal sa kamay ng mga tanod na kastila, mangyari na ang mangyayari. Sinasabi ng ibang nagalit si Dr. Rizal nang marinig ang gayong pasabi sa kaniya, nguni't ang totoo raw, ayon naman sa patunay ni G. Lope K. Santos,

ay walang isinagot si Dr. Rizal kundi ang huwag silang gumawa ng gayon at siya ang bahala sa kaniyang katawan. Sa dalawang taong yaon na sinugo ni Bonifacio ay isa si Emilio Jacinto.

Ang patrono ng lantsa na nagaapelyidong Reyes ay kapatid sa katipunan, kaya nangyaring nakapasok doon si Emilio Jacinto at ang isa pa niyang kasamang si Guillermo Masangkay.

Sabihin pa, nangagbalik silang kapuwa malulungkot at sa pantalan ay sinalubong sila ni Andres Bonifacio na talagang nakahanda na sana upang isagawa ang kanilang balak na agawin si Dr. Rizal, pagka't ang maraming kapatid ng katipunan na nakakalat sa pantalan ay walang hinihintay noon kundi ang hudyat na siyang palatandaan nila sa gagawing pag-agaw at pagsalakay.

Nang si Rizal ay isakay sa munting bapor "Otalora" upang ilipat sa malaking "Castilla" (Sa "Isla de Panay," ayon sa namatay na mananalaysay na si G. Manuel Artigas at Cuerva) ay muling humabol si Emilio Jacinto at upang maisagawa ito ay nagdamit labanderong taga-Kawit, nguni't ni hindi man lamang niya nakuhang makalapit kay Dr. Rizal dahil sa ito'y natatalibaan nang mabuti.

Ang inutusan ni Andres Bonifacio upang magpadala ng isang sulat na may uring "ultimatum" kina Hermogenes Plata at José Turiano na nagsisitutol laban sa pinagkayarian sa Balintawak na lusubin na ang Maynila ay walang iba kundi si Emilio Jacinto. Siya rin ang nagdala ng katibayan kay Aurelio Tolentino na naatasan ni Andres Bonifacio na magtatag ng sanggunian sa mga lalawigan ng Lalaguna at Morong.

Mula nang mga unang pakikilaban sa Balintawak at Pasong-Tamo ay inihalal na siya ni Bonifacio na maging *Punong-hukbo sa Hilagaan* at nasasakop niya ang mga lalaw'gan ng Rizal (dating Morong) Bulakan, Nueba Esiha at gayon din ang Maynila. Ang katibayan ng pagkakahalal ni Emilio Jacinto upang humawak ng gayong mataas na tungkulin ay matutunghayan sa kasunod nito: (*)

---

(*) Ang orihinal nito na may lagda ni Andres Bonifacio ay nasa aking pag-iingat.—*J. P. S.*

M. ANDRES BONIFACIO MAYPAGASA PANGULO NANG HARING BAYANG KATAGALUGAN, MAYTAYO NANG K. K. KATIPUNAN NANG MGA ANAK NANG BAYAN AT UNANG NAG GALAW NANG PANGHIHIMAGSIK.

SA PAGKAKILALA sa tapat na paglilingkod at pagtatangol sa Bayang tinubuan ni *M. EMILIO JACINTO PINGKIAN* itong Kataastaasang Panguluhan sa pagganap nang kaniyang kapangyarihang tungkol, minarapat na inihalal ang nasabing kapatid sa katungkulang PANGULONG HUKBO SA DAKONG HILAGAAN NG MAYNILA.

Upang mapagkilala at sundin sa buong sakop nang Pamahalaan nang Panghihimagsik at gamitin sa kaniya ang nararapat na pitagan aking iginawad itong Katunayan dito sa Kataastasang Panguluhan nang Haring Bayan ngayong ika 15 nang Abril nang 1897.

Ang Pangulo ng Haring Bayan,

ANDRES BONIFACIO
MAYPAGASA

Isang sekreta ng mga kastilang nagngangalang Florencio Reyes ang inalisan niya ng buhay sa Pasig, at ang nakuha riteng katibayan sa pagka-tiktik ay kinuha at itinago at pagkatapos ay ang katibayan ding iyan ang siya niyang nagamit sa pagsasanggalang naman ng kaniyang buhay laban sa mga nagsisiusig na kastila at mga guardia sibil.

Ang tawag kay Emilio Jacinto nang panahong yaon ay *Emiliong Bata,* pagka't ang tawag naman kay Don Emilio Aguinaldo ay *Emiliong Matanda.*

Ang katangian ni Emilio Jacinto ay hindi lamang na sa pagkamabuting manunulat at *militar,* kundi may kasanayan din naman sa iba't ibang karunungan, gaya ng pagtutunaw ng bakal at patalim, gumawa ng pulbura at dinamita, bagay na ang karamihan ng kaniyang ginawa nito ay siyang nagamit ng mga katipunan sa pakikilaban sa mga kastila.

Parang mga huling ulat ng kaniyang maningning na kasaysayan ay sisipiin ko rito ang mahalagang talata ng buhay niyang sinulat ni G. Lope K. Santos na nag-uulat kung paano siya nasugatan at kung paano nakaligtas sa kamay ng malulupit na kastila, hanggang sa abutin na tuloy ng malupit na kamatayan. Ganito ang sabi ni G. Lope K. Santos:

"Sa isang labanan sa Mahayhay, Laguna (1898) ay nasugatan siya sa paa, sa may ibaba ng tuhod. Sila'y may mga dalawangpu kataong para-parang kabayuhan. Papalubog na ang araw. Tumatahak sila ng mga kaparangan at gubat, at hindi akalaing maaabot ng tanaw ng pangkat ng mga *kasadores* na noo'y nag *dedescubierta*. Sila'y pinaputukan, at sa una pang mga putok, ay ikinagulat at ipinagtakbuhan ng mga kabayo, ay tinamaan na si Emilio Jacinto at nahulog sa kaniyang kinasasakyan. Ang punglo ay naglagos sa may alak-alakan at nadurog at nagkalinsad-linsad ang mga buto ng paa. Sa gayon, siya'y naiwan ng mga kasamahan; at sa paghahangad na mapalingid sa mga *kasadores*, ay nagkabaun-baon sa mga burák at mapuputik na sapa. Inabot doon ng hanggang umaga, bago naisipang magpaanod sa isang natagpuang ilog at nang dakong hapong mapalapit sa isang nayong di na lubhang mala-



*Nang mamatay si Emilio Jacinto na naliligid ng mga kamaganak at kaibigan.*

yo sa bayan at nang ang gutom, pagal at hapdi ng sugat ay hindi na totoong mapaglabanan, tangi sa ang naahunan niya'y lugal na matarik at di na makayang salungahin, naisipan ang sumigaw na lamang at humingi ng gibik sa mga taung-nayon. Isang matandang lalaki ang sa kaniya'y dumalo at siyang nagbigay-alam naman sa tininti ng nayon. Ito ang kumuha sa kaniya roon; inihatid siya sa bayan, at isinulit sa puno ng mga kasadores. Noon na nagamit ni Jacinto ang katibayang nakuha sa Pasig. Napakilalang siya'y sekretang nagngangalang Florencio Reyes na nabihag ng mga "insurrecto" at nasugatan nga't pinagiwanan sa putukang nangyari nang nagdaang hapon. Sa paniniwala ng mga kastila, si Jacinto'y ipinagamot sa mediko. Salamat naman at ang unang tangkang putulin ang kaniyang mga paa ay hindi natuloy: napagaling na nang walang putol, nguni't nangailangan na nga lamang ng tungkod sa kilikili o *muleta* upang makalakad. Pagkagaling, siya'y pinalaya at nakauwi pa sa Maynila, bago natalos ng mga kasadores na sila'y napaglaruan. Nang tahi-tahimik na ang pag-uusig sa kaniya, ay napabalik uli sa Mahayhay, at doon na binihag ng sakit na lagnat at ngiki, karaniwang karamdaman sa mga lagay na yaon, hanggang niyong ika-16 ng Abril ng 1899, ay natuluyang magpahingalay na ang buhay ng Bayaning ito sa hukay na di na kaaaahunan kailan man".

Hanggang diyan ang ulat ni G. Lope K. Santos. Bago naman ginawa ang malaking pagdiriwang sa Trozo noong ika-18 at ika-19 ng Abril ng 1913, sa karangalan ng magiting na bayaning iyan, ay napaharap ang isang kahilingan sa Hunta Munisipal noong ika-24 ng Marso ng taon ding yaon (1913) at may taglay na lagda ng 143 kilalang mamamayan sa nasabing pook at hinihiling na ang mga daang Magdalena at Benavides ay palitan ng mga pangalang Emilio Jacinto ang una, at Jose Dizon naman ang ikalawa upang manatiling buhay sa ala-ala ng lahat ang kanilang kagitingan at kabayanihan. Hindi man nasunod ito, ay mayroon na rin namang isang hayag na lansangan sa Maynila na bininyagan ng pangalan ni Emilio Jacinto at sa maraming bayan sa mga lalawigan ay hindi mabilang ang mga lansangang nagtataglay ng kaniyang pangalan. Ang lalong makabago at malaking paaralang-bayan sa Maynila ay

tinatawag ngayong "Emilio Jacinto Elementary School" at sa Gerona, Tarlak, ay may isang paaralang nagtataglay rin ng kaniyang pangalan.

Ang kaniyang mga buto ay matagal nang kinuha sa Mahayhay at dinala sa Maynila at ngayo'y nalalagak sa sariling libingan ng samahan ng mga beterano sa Paang-bundok, matapos handugan ng isang maringal na lamayan sa Salong Marmol noong ika-18 ng Disyembre ng 1921.

## II

## ANG KANIYANG MGA SINULAT . . .

Mga bantog na mananalaysay at matatalinong kritiko natin ang nagpapatunay sa pagiging mabuting makata at manunulat ni Emilio Jacinto. Ang nakapagtataka ay ang pangyayaring siya'y nakasusulat ng mahusay sa tagalog nguni't hindi marunong tumula, samantalang sa wikang kastila ay isa siya sa mga hinahangaan sa pagka-makata at manunulat.

Sa mga tula niya sa kastila ay walang napahayag kundi ang *A La Patria*, na gaya ng binanggit ko na sa unang kabanata nito ay itinuturing ng lalong matatalinong manunuri natin na hindi alangan iagapay sa *Huling Paalam* ni Dr. Rizal. May tatlo o apat na mahuhusay na tula pa siyang sinulat sa wikang kastila, isa na riyan ang handog sa kaniyang ina at pinamagatang "A Mi Madre".

Si Dr. Rizal ang kaniyang uliran sa kabutihang asal at sa panunulat at ang kaniyang *idolo politico* (diyus-diyosan sa pagka-pulitiko) ay si Marcelo H. del Pilar. Dahil dito, ang kaniyang mga sinulat ay nagkaroon ng kakaibang tatak na siyang ikinapatangi at naging sanhi ng paghanga ng marami.

Sa pagka-makata at pagka-manunulat sa kastila ay naging kapanahon ni Jacinto ang lalong matatalinong makata at manunulat na sina GG. Cecilio Apostol, Fernando Ma. Guerrero, José Palma, Clemente J. Zulueta, Honorio Valenzuela at iba pa. Si Zulueta ay siya namang kinagigiliwan niya sa pagka-mabuting mananalaysay at gayon din sa pagka-makata, dahil sa tagumpay na tinamo nito sa isang pambansang timpalak sa tula na binuksan at sinalihan sa Espanya ng lalong mahuhusay na makata at manunulat doon noong 1895 at pinagkalooban ng gantingpalang "lirio de plata" ng Academia Bibliografico-Marina" sa Lerida.

Ang paham na si Mr. James A. Le Roy, na kinikilalang unang pilipinistang amerikano ay siyang may akda ng putaputaking pagkakahulog sa ingles ng mahahalagang bahagi ng *Sa Mga Kababayan* na lumabas sa unang bilang ng *Kalayaan,*

na hindi binabanggit ang pangalan ng sumulat na si Emilio Jacinto dahil sa hindi niya nababatid kung sino ang may akda. Isa pa ring sinulat ni Jacinto at napalathala rin sa *Kalayaan* ang isinakastila naman ng bantog na manunulat na si Don Juan Caro y Mora ng *Manifiesto* (Pahayag) at mababasa sa ikatlong aklat ng *Archivo del Bibliófilo Filipino* ni Retana, nguni't hindi rin masabi ng nagsalin kung sino ang may akda. Ito'y maliwanag na nagpapakilalang ang kaniyang panulat ay talagang hinahangaan at kinikilala ng lalong mga bantog na manunuri at mananalaysay.

Ang napabantog na pahayagang *Kalayaan*, gaya ng binanggit ko sa unang kabanata ng kasaysayang ito ay munakala ni Emilio Jacinto, at siya rin ang naglagay ng pangalan, tangi pa sa siya ang nag-ayos ng mga lathala. Pinilit niyang sa mga lathalang lumalabas sa pahayagang yaon ay huwag nang gumamit ng mga titik na kastilang c, g, j, at iba pa, kundi ng k, h, w, at iba pa, at ang iminamatuwid niya ay kinakailangang magkaroon tayo ng sariling panuntunan sa pagsulat. Siya ang sumulat ng *Pahayag* at ng *Sa Mga Kababayan,* gaya nang makailan ko nang banggitin, na lumabas sa unang bilang ng *Kalayaan* at ang mga lathala sa ikalawang bilang ay halos kaniya nang lahat.

Ang Kartilya ng Katipunan ay siya rin ang may akda. Si Hermogenes Plata ang unang sumulat nito, na sinundan ng K. K. K. KATUNGKULAN GAGAWIN NG MGA Z. Ll. B. ni Andres Bonifacio, nguni't pagkatapos ay pinagkayarian nilang ang sundin at pairalin ay ang kay Emilio Jacinto na siyang nangatawan sa lupong inihalal upang gumawa ng bago.

Nang kasalukuyang nag-aapoy ang himagsikan ay binalak ni Emilio Jacinto na magtatag ng isang samahan ng mga magkakababayan ukol sa pagsasaka, pagpapagawa at pangangalakal at ito'y maglalayon ng pagpapayaman sa bayan upang may mapagkunan ng puhunan at lakas sa pakikibaka. Nahahawig ang samahang yaon sa *Liga Filipina* ni Rizal, at ang palatuntunan nitong hindi pa nahahayag ay siya kong inilalakip ngayon dito.

Ang akdang *Liwanag at Dilim* na pinag-ukulan ng matatayog na papuri nina GG. Lope K. Santos at iba pang mga paham na manunuri, ay isang akdang busog sa lalong makakatas

na kuro-kuro, naglalaman ng mga dakilang aral at halimbawa tungkol sa suliranin ng kalayaan, pagkakapantay-pantay at pag-iibigan ng mga tao, suliranin ng bayan at ng pamunuan, pagtutuwid sa maling pananampalataya, tuntunin sa paggawa at kagandahang asal, anupa't maipalalagay nga naman na isang *Codigo Revolucionario* o isang Koran.

Sa kabutihang palad, lahat nang mga sinulat ni Emilio Jacinto, maliban na lamang sa ilang wala namang gaanong halaga ay nakapag-ingat ako ng sipi, at diya'y namumukod ang akdang *Ang Kasalanan ni Cain, Pagkatatag ng Pamahalaan sa Hukuman ng Silangan,* ang palatuntunan ng *Samahan ng Bayan sa Pangangalakal,* at ang akda niyang *Liwanag at Dilim,* na siyang lalong kinagigiliwan ng lahat, na bukod sa hindi pa nangapapalathala ay para-parang iniingatan ko ang mga orihinal, palibhasa'y ang aking ama (Epifanio de los Santos) ang siyang nagkapalad na makakuha at magmay-ari ng mga naturang akdang lubhang makasaysayan na ngayo'y aring sarili ng may-akda nito.

Ang mga nabanggit na akda ay siyang matutunghayan ngayon sa kasunod nito. Maliban sa *Pahayag* at sa *Kartilya ng Katipunan* na kung nangalathala man noong panahon ng himagsikan ay iilan lamang ang nakababatid, ang lahat ay pawang ngayon pa lamang mangapapahayag.

## SA ANAK NG BAYAN

Sa iyo, oh Anak ng Bayan, anak ng dalita, na nagbabatang pumapasan ng madlang kabigatan sa balat ng lupa, sa iyo ko inihahandog itong munting kaya ng kapus kong isip.

Yyo ngang marapatin sapagka't iniaalay ng isang pusong nabubuhay at nabubuhol sa iyo, sa pamamagitan ng lalung tapat na pakikipagkapua.

Ynakala ko na kahi't babahagya ay iyong pakikinabangan; at ako ma'y di bihasa sa magandang pagtatalatag ng mga piling pangungusap, ay aking pinangahasang isulat.

Mapalad ako kung makabahid ng tulong sa lalung ikagiginhawa ng aking mga kababayan na siya kong laging matinding nais.

At bakit di ko sabihin? Ang ala-ala ko'y baka ikain na namuhunan ng buhay at dalita ay malabuan at maalimpungatan sa nagdaang mahabang pagkakahimbing, at ang laman ng bungang matitira sa iyo kung di mapait na balat.

## I

## ANG NINGNING AT ANG LIWANAG

Ang ningning ay nakasisilaw at nakasisira sa paningin.

Ang liwanag ay kinakailangan ng mata, upang mapagwari ang boong katunayan ng mga bagay bagay.

Ang bubog kung tinatamaan ng nagaapuy na sikat ng araw ay nagniningning; nguni't sumusugat sa kamay ng nagaganyak na dumanpot.

Ang ninning ay maraya.

Ating hanapin ang liwanag, tayo'y huwag mabighani sa ningning. Sa katunayan ng masamang naugalian. Nagdaraan ang isang carruaheng maningning na hinihila ng kabayong matulin? Tayo'y magpupugay at ang isasaloob ay mahal na tao ang nakalulan. Datapua'y marahil naman isang magnanakaw, marahil sa ilalim ng kaniyang ipinatatanghal na kamahalan at mga hiyas na tinataglay ay natatago ang isang pusong sukaban.

Nagdaraan ang isang maralita na nagkakanghihirap sa pinapasan? Tayo'y mapapangiti, at isasaloob:—Saan kaya ninakaw? Datapua'y maliwanag nating nakikita sa pawis ng kaniyang noo at sa hapu ng kaniyang katawan na siya'y na bubuhay sa sipag at kapagalang tunay.

¡Ay! sa ating nangungugali ay lubhang nangapit ang pagsamba sa ninning at pagtakuil sa liwanag.

Yto na nga ang dahilang isa pa na kung kaya ang tao at ang mga bayan ay namumuhay sa hinagpis at dalita.

Yto na nga ang dahilan na kung, kaya ang mga loob na inaakay ng kapalaluan at ng kasakiman ay nagpupumilit na lumitaw na maningning, lalung lalu na nga ang mga hari at mga Pinuno na pinagkatiwalaan ng sa ikagiginhawa ng kani-

lang mga kampon, at walang ibang nasa kung di ang mamalagi sa kapangyarihan sukdang ikainis at ikamatay ng Bayan na nagbigay sa kanila ng kapangyarihang ito.

Tayo'y mapagsampalataya sa ningning, huag nating pagtakhang na ang ibig mabuhay sa dugo ng ating mga ugat ay magbalat-kayu ng maningning.

¡Ay! kung ang ating dinudulugan at hinahayinan ng puspos na galang ay ang maliwanag at magandang asal at matapat na loob, ang kahit sino ay walang magpapaningning pagka't di natin pahahalagahan, at ang mga isip at akalang ano pa man ay hindi hihiwalay sa maliwanag na banal na landas ng katuiran.

Ang kaliluhan at ang katampalasanan ay humahanap ng ningning upang huag mapagmalas ng mga matang tumatanghal ang kanilang kapañgitan; nguni't ang kagaliñgan at ang pagibig na dalisay ay hubad, mahinhin at maliwanag na napatatanaw sa paniñgin.

Ang lumipas na pinañginoon ng tagalog ay labis na nagpapatunay ng katutuhanan nito.

¡Mapalad ang araw ng liwanag!

¡Ay! ang Anak ng Bayan, ang kapatid ko, ay matututo kaya na kumuhang halimbawa at lakás sa pinagdaanang mga hirap at binatang mga kaapihan?

## AKO'Y UMAASA

Tayo'y huag mainaman sa balat pagka't di kinakain at karaniwang magkalaman ng masaklap.

Ang mga libingang marmol at maputi at makintab sa labas; sa loob uod at kabulukan.

## KALAYAAN

Ang kalayaan ng tao ay ang katuirang tinataglay na talaga ng pagkatao, na umisip at gumawa ng ano mang ibiguin kung ito'y di nalalaban sa katuirang ng iba.

Ayon sa wastong bait, ang katuirang ito ay siyang ikinaiba ng tawo sa lahat ng nilalang. Ang hayop ay sinusupil at nilulubiran sapagka't di nakatatantú ng matuid at di ma-

tuid di nakaaabut ñg dakila at magandang gawá. Liban sa tawo lamang ang makapagsasabi ng ibig ko't di ko ibig kaya't ayon sa bagay na kaniyang inibig ó inibig, siya'y magiging dapat sa tawag na mabuti ó masama, sa parusa ó sa palo.

Kung sa tawo'y wala ang Kalayaan ay dili mangyayaring makatalastas ng puri, ng katuiran ng kagalingan, at ang pangalang tawo'y di rin mababagay sa kaniya.

¡Ay! Kung sa mga Bayan sukat nang sumupil ang kulungan, ang panggapus at ang panghampas katulad din ñg hayup, ay dahil sa ang mga A. N. B. ay di tawo, pagka't ang katuiran ng pagkatawo ay namatay na sa kanilang puso.

Kung sa santinakpan ay walang lakas walang dunong na makakakayang bumago ñg ating pagkatawo, ay wala ring namang makapakikialam sa ating kalayaan.

Ang Kalayaan ay biyaya ng langit at hindi ñg dilang kagaliñgan at magandang asal.

Bakit nga, bakit nating ipagkakaloob sa kapangyarihan ng lupa ang ipinagkaloob sa ating ng kapangyarihan ng langit?

Gayon ma'y ang karamihan ñg mga Bayan ay lagi ng humihila ng tanikalang mabigat ng kaalipinan. Ang kakapalan ng tawo'y iniinis ñg iilang panginoong itinatangi.

Ang Anak ng Bayan ay lagi ng inaagawan ng buñga ng kapaguran niyang sarili upang mamalagi at maragdagan ang kapangyarihan at bagsik ñg mga Namamahala at Pamahalaan (Gobierno) sa pag kaliliyo sa mabangong suob ñg mapagpuring kaakbay, ay nakalilimot tuloy na ang kanilang buong lakas, kalakhan at kataasang ipinatatanghal ay galing na lahat sa mga kampong inaalipin at ibinabaon sa dalita.

Madalas naman nangyari na ang kalayaan ay sinasakal ng malí at bulag na pagsampalataya, ng mga laón at masasamang ugali at ng mga kautusang udyok ng mga akalang palamara.

Kung kaya may katuiran ay dahil sa may kalayaan.

Ang kalayaan nga ay siyang pinakahaligui, at sino mang mañgapus na sumira at pumu-uing ñg haligui at upang maiguiba ang kabahayan ay dapat na pugnawing at kinakailangan lipulin.

Kung ang kalayaan ay wala dili mangyayari ng ganito, na ang tauong bumati sapagkat ang anomang gagauin ay di magbubuhat sa kanyang pagkukusa.

Maraming hayup lalu na sa ibon ang namamatay kung kulungin sa pagdaramdam ng pagkawala sa kanilang Kalayaan, Diyata't ikaw na itinanging may bait sa Sangdaigdigan ay daig pa ng hayup?

Ang salitang Kalayaan ay naninibago sa tainga, at marami pa sa aking manga kababayan ang di nakaaabut ng tunay na kahulugan.

Kung ang Kalayaan ay wala, ang kamatayan ay makalilibo pang matamis sa kabuhayan.

Ang umiibig at nagpapakamatay sa dakilang kadahilanan ng kalayaan ay umiibig at nagpapakamatay sa kadahilanan ng Maykapal puno't mulá ng katuiran na dili maaaring magkaroon kung ang Kalayaan ay wala.

Bakit ang tagalog, ay kulang kulang na apat na raang taong namuhay sa kaalipinan na pinagtipunang kusá ñg lahat ñg pagayop, pagdustá at pagapi ñg kasakiman at katampalasanan ng kastila?

Dahil sa kaniyang itinakuil at pinayurakan ang kalayaan ipinagkaloob ng Maykapal upang mabuhay sa kaginhawahan, at dahil dito, nga sa mga mata'y nawalá ang ilaw at lumayó sa puso ang kapatak mang ligaya.

## ANG TAWO'Y MAGKAKAPANTAY.

Ang lahat ng tawo'y magkakapantay sapagka't iisá ang pagkatawo ng lahat.

¿Anong gandá, anong liwanag ng katutuhanang ito?

¿Sino kaya ang pangahás na makapagsasabing higit ang kaniyang pagkatawo at tangi sa pagkatawo ng kaniyang mga kapuá?

Datapua'y sa lahat ng panahon at sa lahat ng sulok ñg lupa ay naghari at nagkaroon ng mga pangahas na ito; kaya ñga't lumabu ang ganda't liwanag ng dakilang katutuhanan, at ang kaguluhan, ang luha, ang dugo ang kasukaban, ang kadiliman ay lumaganap sa Sangsinukuban.

"Kayong lahat ay magkakapantay, kayong lahat ay magkakapatid'''—sinabi ni Cristo. Nguni't ang nagpapangap na mga kahalili niya, alagad at pinakahaligi ng kaniyang mga aral ay siyang kauna-unahang napakilalang natatangi sa mad-

la, at ang bulag na tawo'y naniwala sa kanila, sa matinding pagsampalataya na sumusunod ñga sa aral ni Cristo.

"Ang tawo'y magkakapantay"—sinabi ñg mga amang mairogin ng Sangkatawohan; at ang sabing ito ay tumalab hanggang sa kaibuturan ñg puso. Ang ulong may putong na corona ni Luis XVI ay nalaglag; maraming cetro ang nanginig sa kamay at umuga ang luklukan ng mga hari; sampu ng mga marayang kahalili at alagad ni Cristo ay kinasuklaman at inilagan na katulad din ñg pagilag sa olupong.

Ang lahat ng tawo'y magkakapantay sapagka't iisa ang pagkatawo ng lahat. Yto'y siyang katutuhanang tunay; ito ang itinatag ñg katalagahan ng lumalang ng lahat; ito ang ilaw ng pagasa na matatapus din ang pagkainis, at titigil din sa mata ñg tawo ang pagdaloy ng luha.

Kung itinititig ang mga mata ko sa kahambalhambal na kaanyuan ng kabuhayan ñg mga Bayan ¡ay! di ko mapigilan na maniig sa puso ang matinding kalungkutan. Kung minsan ang katutuhanang ito ay niyuyurakan ñg kaliluhan sa tulong ng tingá ng baril, at ng tanikala ng bilanguan, dahil sa di pagkakaisa at karuagan ñg mga Bayan. Kung minsan naman ang kaliluhan ay nagdadamit mahal at ang mga hamak niyang kaakbay ay di kinukulang ng maririkit na katuirang ipinapatay sa ginagawang mga paglapastañgan sa matuid at sa pagkakapantay—ng tawo, na tinatangap naman ng Bayan sa kaniyang kabulagan.

Datapwa ang katutuhanan ay walang katapusan, ang matuid ay hindi nababago sapagka't kung tutoo na ang ilaw ay nagpapaliwanag magpahangang kailan man ay magpapaliwanag; kung may matuid ako na magari ng tunay na akin pag ako'y di nakapagari, ay dina matuid.

Kaya ñga't may panahun din na dapat antayin na ang sigaw ng katutuhanan ay sasapit sa mga isip na kinakalung ng kadiliman, at ang matuid ng pagkakapantay-pantay ng tawo ay yayakaping tunay ng mga pusong nahihimbing sa kalikoan.

Huag umasa na ang araw na ito'y darating ay katumbas din ñg di paniniwalá sa pagka-Dios ñg Dios. Oh, ikaw na pinopoon sa kataasan, ¿di mo baga talos na ang dinaramdam ng mababa kung iyong inaapi ay siya mo ring daramdamin, kung ito'y sa iyo gawin?

Ikaw na mayaman, ¿di mo naaabot na ang hapdi ng loob mo kung aalisan ka ñg iyong mga kayamanan ay siya ring hapdi ng loob ñg mahirap kung inaagawan ñg kapus na upa ng kaniyang mga kapagalan?

Kayong malalaki, na umaasa sa kamahalan ng inyong dugo at sa katuirang taglay ñg inyong kalakhan na sumakop at lumapastañgan sa inyong mga kapua, sandaling bukahin ang mapagmarunong na pagiisip sa mga halimbawang sinabi at makikilala ninyong lubos na ang lahat ng tawo ay tunay ngang magkakapantay.

Datapua'y huag akalain ng sino pa man na ang pagkakapantay ng tawo ay nalalaban sa kataasang kinakailañgan ng mga Pinunong dapat na mamahala ng Bayan. Hindi nga nalalaban, sapagka't ang kanilang kataasan ay nagbubuhat sa Bayang kumikilala sa kanila, ñgunit ang sarili nilang pagkatawo ay kapantay din ng pagkatawo ng lahat.

At dahil sa ang tawo ay tunay na magkakapantay at walang makapagsasabing siya'y lalung tawo sa kaniyang kapuwa, ang sino pa man nga na sa sarili niya lamang at sa tulong ng iilang mapagmapuri, ay lumuklok sa kataasan ng kapangyarihan at mañgañgahas na nagpakilalang una't mataas sa lahat, ito'y isang sukab na loob na ibig mamañginoon, na nagsasabi ng katuiran at umuuyam sa matuid, na nagsasabi ng kaginhawahan at umiinis at nagpapadalitá. Sa walang likat na pagpupuri ñg kaniyang mga lilong katulong at kaakbay, namamahay tuloy sa paniniwala na siya'y tunay ñgang hinirang ng lañgit na maging panginoon at kaniyang magagawá ang balang nasain ng kaniyang pagkapañginoon. Ang kaniyang mga hamak na Galama'y ay katulad ng aso na napasusupil sa kaniya upang makasupil sa iba na katulad ng halimaw, at makasalo sila sa paginom ng dugo ng Bayan.

Ynyong masdan ang kinasasapitang kahambal-hambal, kung ang pagkakapantay-pantay na tawo'y ibinabaon sa dilim ng limot at siphayo.

¿Bakit kung iginagalang ang hangin ng kapalaluan, ang bulá ng kayamanan ay di lalong dapat na igalang ang magbubukid na nababad sa ulan at nabibilad sa araw upang mabuhay ang lahat na bunga ng kaniyang pinagpaguran?

sa di nababatid ang daan, ¿ano't hindi pinabayaang magakay ang ibang nakaaalam?

Lisanin nga natin sa pangungugaling dinadala ang dating paniniwala na ang mga Pinuno ay pañginoon ng Bayan, at magaling ang lahat nilang pasiya at gawa. Laging isaisip at sabihin na ang kaginhawahan ng lahat ay siya nilang tungkol, upang huag nilang makalimutan.

Ako'y naniniwala at lubos kong pinananaligan na ang kaluagan ng alin man Bayan ay sa kaniya din dapat na hanapin. Ang Bayan nakakikilala at umiibig ng matuid, na inaakay ng kabaitan at mahal ang kaasalan ay di pa babahala sa kangino pamang panginoon, di paiilalim sa kapangyarihan ng lakas at daya, di aalalay sa palalu't masibang kaliluhan na maghari sa taluktok ng kataasan.

Kaya nga't dahil sa ito'y siya kong pinaniniwalaan, ay siya ko namang ipinaliliwanag sa anak ñg Bayan, pagka't sa paraang ito lamang makakalimutan na't di na masasabi kailan man sa atin ang sumusunod na mga tula ni Baltazar;

"Kaliluha't samá ang ulo'y nagtayu at ang kabaitan kimi't nakayuko".

Nakita na nga natin na ang lahat ay magkakapantay, at ang kataasan ng mga pinuno ay di tinataglay ñg sarili nilang pagkatawo, pagka't sila'y kapantay din ñg lahat.

Kaya nga't ang alin mang kapangyarihan, upang maging tunay at matuid sa Bayan lamang at sa kaniyang mga tunay na Pinakakatawan dapat na mangaling.

Sa madaling salita, ay di dapat nating kilalanin ang pagkatawo ng mga Pinuno na mataas sa madla. Ang pagsunod at pagkilala sa kanila ay dahil sa kapangyarihang ipinagkaloob ng Bayan, sa makatuid ang kabuoan ng mga kapangyarihan ng bawat isa.

Sa bagay na ito ang sumusunod sa mga pinonong inilagay ng Bayan ay dito sumusunod, at sa paraang ito'y nakikipagisa sa kalahatan. At ang pakikipagisang ito ay siyang daang tangi ng kaayusang kinakailangan ng kabuhayan ng Bayan.

Yto'y siyang paraan lamang, na ang malupit at marayang kaliluhan na ngayo'y lumagpak na, ay huag na muling magbañgon at magdamit bayani, o tagapagtangol kaya ng Bayan at kalayaan. Na kung magkaganito ma'y kaniyang ililihis ang

katuiran, iinisin ang Bayan at sasakalin ang kalayaan sa mga dahilang hañgo din kunuari sa tatlong bagay na ito, at kawili-wiling dingin.

Uala na ñgang makapangangalaga sa sariling gaya ng tunay na may katawan. Gayon din naman ang Bayan, upang huag magaga huag maapi kinakailañgang magkaloob na kumilala at tumakuil sa mga likong may balat-kayu.

Sa katahimikan ng bawat panig ng Bayan at kaaluanan ay hindi maaring di pamagitanan ñg isang kataastaasang kapangyarihang hañgu sa kabuoan at laang sa laging pagkakaisa, binhi ñg lakas at kabuhayan.

Magbuhat ñga sa lalung matataas na pinuno hanggang sa kahulihulihang namamayan ay dapat na gumamit ng lubos na pitagan at pagtupad sa mga pasiya ng kataastaasang kapangyarihang ito na hinahangu sa kabuoan, at ginaganap sa kaparaanan ng kapisanan ng mga Pinakakatawan ng Bayan ó Congreso.

¡Ay! nguni't ang tunay na nararapat at ang katuiran ay madalas na guluhin at takpan ng malabis na paghahangad ng karañgalan, ng lampas na pagiimpok sa sarili at ng gumigiit na gawing masasamá.

Ang kapangyarihan ng mga Pinuno ay dapat na iasa lamang sa pagibig at pagmamahal ñg Bayan, na dili mangyayaring makamtan, kung di sa maganda't matuid na pagpapasunod.

¡Anong laking kamalian ng mga pusong maisip, na nagpupumilit magpasikat ng kapangyarihan sa kaparaanan ng lakas ng baril! ¡Mga pikit na matang! aayaw kumuhang halimbawa sa mga nangyaring kakila-kilabot sa mga nagdaang panahon!

Wala nang magaang akayin na gaya ng mga loob na tapat; datapua't wala na namang napopoot na gaya nila sa di matuid at mararahas na paraan at sa hamak na pagpapakunbaba.

Lagi nang sinasambit ang katuiran ng mga pinuno, at ang mga utang na loob, sa kanila ng Bayan. Ito'y siyang karaniwang nakikita sa mga Pamahalaan. Datapua'y ang Bayan ang siyang may katuiran, pagka't ang tungkol at matuid ng mga pinuno ay laan at pawang dapat na isukat sa kapakina-

bañgan at nilolob ng Bayan. Yilan ang nakatatanto ó ibig tumantu ng katutuhanang ito.

Ang kaginhawahan, wala na kung di ang kaginhawahan ng Bayan ang siyang talagang katuiran at kadahilanan, ang simula't katapusan, ang hulo't wakas ng lahat ng katungkulan ng mga taga-pamahala.

Nguni't ang kaginhawahang ito'y madalas agawin at hatiin, kung ang mga karangalan ay kinakamtan ng mga sukab na mapagmapuri, kung ang mga pala at katuiran ay ibinibigay sa udyok ng suhol at pagkakapit sa malalaki. Siya nang pagyaman ng masasama at paglitaw ng mga palalu.

Umasa na ang masasamang ito'y bumago at kusang bumuti, ay malaking kamalian. Ang mga ito'y katulad ng huniañgo na bumabagay sa kulay ng kahoy na dinadapuan. Ang lunas na kinakailañgan upang huag mangyari at magamot ang papaganitong mga kasamaan ay wala kung di ang pagliliwanag ng isip ñg Bayan at ang bagong pañguñgugali.

Ang mga kautusan ñga, dahil sa nagbubuhat sa loob ng Bayan, ay unang dapat na igalang at sundin bago ang mga pinuno, pagka't ito'y mga katiwala lamang ng pagpapatupad ng kautusang ito. Ang dating masamang ugali na ang pagkahukom ng hukom ay siyang kaunaunahang binibigyang halaga, ay pinanggagaliñgan ng malalaking kasamaan, pagkat napupuing ang katuiran at ang mga kautusan.

Dapua't baguhin ang ugali, sa makatuid, pahalagahan ang mga kautusan na una sa lahat, palibhasa'y buñga ng nais ng kalahatan, at ang mga hukom, kung ibig na manatili sa pagkahukom ay pilit na gaganap ng wastong katuiran, at isa aba nila! kung ang nalalaban dito ang siyang aakalain.

Wala na kung di ang kaginhawahan ñg Bayan ang tunay na sanhi ng alin mang kapangyarihan sa ibabaw ng lupa. Pagka't ang Bayan ay siyang lahat; dugo at buhay, yaman at lakas, lahat ay sa Bayan. Ang mga kawal na naghahandog ng buhay sa pagtatanggol ng buhay ng lahat ay taganas na anak ng Bayan.

Ang kayamanan ng Gobierno ay nanggagaling sa mga anak ng Bayan; ang laki at tibay ng kapangyarihan ay sa pagkilala't pagsunod ng Bayan nagbubuhat; at ang tungkol ikinabubuhay ay ibinibigay na lahat ng anak ng Bayan, na nagpa-

pabunga ng lupa, nagaalaga ng mga hayop at gumagawa ng mga sangkap at gamit na lahat sa kabuhayan.

Sapagka't ang Bayan nga, upang manatili at mabuhay, ay nakita na natin nangangailangan ng isang pinakaulo o Gobierno, nauukol din naman ang magkaloob dito ng mga ambag na kinakailangan na kung wala ay hindi maaari, bagama't ang mga buis ó ambag ng Bayan ay sa tangi at lubos na kapakinabangan ng lahat dapat na gamitin.

## ANG MALING PAGSAMPALATAYA

Sukat na sa mga isip na bihasang magnilay-nilay ang salitang *sampalataya,* upang malirip na malinaw, na ang pinakahaliging ito ng naugaliang mga pagsamba ay nalalaban sa kabaitang matalino at gayon din sa talaga ng Dios.

Sa katunayan, ang kahulugan ng pagsampalataya ay ang pikit na paniniwala sa sinasabi ng iba. At ikaw na bumabasa nitong walang ayos na mga lakad, ¿di mo baga naaabot, na kung ang nakamulat ay madalas na maligaw sa landas ng kabuhayan, ay di lalu na nga ang nakapikit?

Nalalaban din naman sa talaga ng Dios, pagka't ang tawo'y binigyan niya ng pag-iisip upang magamit sa pagkilala ng tutoo't di tutoo, ng matuid at di matuid, ng mabuti't masama. Datapua'y dahil sa maling pagsampalataya't pikit na paniniwala ang pagiisip ay pinahihimbing at di ginagamit sa mga pinaglaanang ito ng Maykapal.

Gayon ma'y mga ulong pinamamahayan diumano ng karunungang buhat sa langit, ang siyang nagkakalat at umaalalay nitong likong pagpatay sa lalung mataas na biyaya sa tawo, na gaya na nga ng pagiisip.

Ang sangol, liban na lamang sa sangol ang mababagayan ng paniniwala sa sabi ng iba na wala nang pagdidilidili.

Yto na nga ang isang dahil pa ng mga paghihirap at hinagpis; at ang Bayang tagalog di pa nalalaon at lubos nang nakaramdam ng mga kasakit sakit at kasindak-sindak na nasasapit kung ang kamaliang ito'y pinapangangapit sa mga pagiisip na mapapaniwalain.

Mga hunghang at palamarang alagad ni Cristo, kung tawagin, ay nangahas na binalugtok ang matuid at binalut ang

## ANG PAGIBIG

Sa lahát ng damdamin ng puso ñg tawo ay wala nga mahal at dakila na gaya ng pagibig.

Ang katuiran, ang katutuhanan; ang kabutihan, ang kagandahan, ang Maykapal, ang kapuwa tawo ay siya lamang na mangyayaring maging sanhi ng pagibig, siya lamang na makapagpapabukal sa loob ñg tunay at banal na pag-ibig. Kung ang masamá at di matuid ay ninasa rin ñg loob ay hindi ang pagibig ay may udyok kung di ang kapalaluan at ang kayamuan.

Kung ang pagibig ay walá ang mga Bayan ay dili magtatagal at kapagkarakang mapapawi sa balat ñg lupá ang lahat ng pagkakapisan at pagkakaisa at ang kabuhayan ay matutulad sa isang dahon ñg kahoy na niluoy ñg init at tinañgay ng hanging mabilis.

Ang pagibig wala na kundi ang pagibig ang makaaakay sa tawo sa mga darakilang gawá sukdang ikawalá ng buhay sampung kaginhawahan.

Ngunit ang kadayaan at ang katampalasanan ay nagaanyong pagibig din kung minsan, at kung magkagayon ná ay libo libong mararawal na pakikinabang ang nakakapalit ng ka patak na pagkakawang gawá, na nagiging tabing pa man din ng kalupitan at masakim na pagiimbot. ¡Sa aba ñg mga bulag na isip na nararahuyo sa ganitong pagibig.

Ang pagibig, wala na kundi ang pagibig ang tañging binabaluñgan ng matatamis na alaala sa nagdaan na at ng pagasa naman sa darating. Sa malawak na dagat ñg ating mga kahirapan at kadustaan, ang pagibig ay siyang nagiging dahil lamang na kung kaya natin minamahal pa ang buhay.

Kung ang magulang ay walang pagibig sa anak ¿sino ang magbabatang magiiwi ng kasangulan, at mabubuhay kayá naman ang mga anak sa sarili nila lamang? Kung ang anák kayá naman ay walang pagibig sa magulang ¿sino ang magiging alalay at tungkod ng katandaan? Ang kamatayan ay lalong matamis pa sa buhay ng matandá na nangangatal ang tuhod at nanglalabu ang mga pagud na matá ay walang maliñgapang makapagaakay at makaaaliw sa kaniyang kahinaan.

Ang pagkaawa sa ating mga kapuwa na inilugmok ng sa-

wing kapalaran, hangang sa tayo'y mahikayat na sila'y bahaginan ng ating kamuntik na kaluagan; ang pagtatangkakal sa naaapi hangang sa damayan ng pañganib at buhay; ang pagkakawang-gawa na lahat kung tunay na umusbung sa puso, ¿alin ang pinagbubuhatan kung di ang pagibig?

Ang tunay na pagibig ay walang ibinubuñga kung di ang tunay na ligaya at kaginhawahan. Kaylan pa ma't sapinsapin ang dagan na pinapasan ng Bayang lipos ng kadukhaan at lungkot, ay dahil sa ang tunay na pagibig ay di siyang naghahari kung di ang taksil na pita sa yama't bulaang karangalan.

¡Sa abá ng mga Bayang hindi pinamamahayan ng wagas at matinding pagibig!

Sa pagibig nunukal ang kinakailañgang pagdadamayan at pagkakaisang magbibigay ñg di maulatang lakás, maging sa pagaabuluyan at pagtutuluñgan ñg isa't isa, maging sa pagsasangalang ng mga banal na matuid ng kalahatan.

¡Sa abá ng mga Bayang hindi pinamamahayan ng pagibig at binubulag ng hamak na pagsasarili! Ang masasama ay walang ibang ninanasa kung di ang ganitong kalagayan, at inuululan pa't pinapasaukan ng mga pagkakaali't, kaguluhan, pagtataniman at pagpapatayan, sapagka't kinakailañgan ng kanilang kasamaan na ang Anak ng Bayan ay magkabukodbukod upang kung Mahina na't dukhá sa mga pagiiriñgan, sila'y makapagpasasa sa kaniyang kahinaan at kadukhaan.

¡Oh! ¿Sino ang makapagsasaysay ñg mga himalang gawa ñg pagibig?

Ang pagkakaisa na siya niyang kaunaunahang nagiging buñga ay siyang lakas at kabuhayan; at kung nagkakaisa na't nagiibigan ang lalung malalaking hirap ay magaang pasanin, at ang munting ligaya'y nilalasap na malaki; kung bakit nangyayari ang ganito, ay di matatalus ng mga pusong hindi nagdadamdam ng tunay na pagibig sa kapuwa.

At upang mapagkilalang magaling na ang pagibig ay siya ñgang susi at mutya ng kapayapaan at ligaya, ikaw na bumabasa nitong magugulong talata, ¿mapagnanakawan mo kaya, mapagdadayaan ó matatampalasan ang iyong ina't mga kapatid? Hindi nga sapagka't sila'y iyong iniibig, at bagkus

pang dadamayan ng dugo at sampung buhay kung sila'y makikitang inaapi ñg ibá.

Gayon din naman kung ang lahat ay magiibigan at magpapalagayang tunay na magkakapatid. Mawawala ang mga pagaapihan lahát na nagbibigay ñg madlang pasakit at di mabatang mga kapaitan.

Kung ang pagibig sa kapuwa ay wala, ay nilulunod ñg malabis na pagsasarili ang magagandang akala. Ang mga tapat na nais, at ang tinatawag na marunong ay ang mabuting magparaan upang magtamasa sa dagtá ng ibá, at ang tinatawag na hañgal ay ang marunong dumamay sa kapighatian at pagkaapi ng kaniyang mga kapatid.

Maling mga isip at ligaw na loob ang nanambitan sa mga hirap ng tawo na inaakalang walang katapusan! Sukat ang mamahay at manariwang mulí sa mga pusó ang wagás na pagibig sa kapuwa, at ang tinatawag na bayan ng hinagpis ay matutulad sa tunay na paraiso.

## ANG BAYAN AT ANG MGA (GOBIERNO) PINUNO

Ngayong bumanaag na sa langit na ating sinisilungan ang liwayway ñg Kalayaan, at ang landas ng tunay na ligaya ay siyang naging panatang lalakaran, hangang sa masapit ang hangganan ñg nais, ngayon nga dapat na tantuin ng Anak ng Bayan ang maraming bagay na di naaring kanyang matantú sa kapanahunang inaalipin ng kastila.

Ang mga bagay na ito ay kinakailangang maalaman, pagka't siyang bulaklak kung baga sa bunga, ang hañgin kung baga sa layag, at dahil sa nagtuturo na kung ano ang Bayan at kung ano ang Gobierno, upang maging tunay at manatili sa isa't isa ang bigat na dapat taglayin sa timbangan ng katuiran.

Kailan pa ma't dili ito ang siyang mangyayari ay nalilihis ng daan, at lalung magagandang nasa at akala ay pangarap na mistula, at ang maririkit na talumpati't pangungusap ay marayang hibó.

¡Oh, anak ng Bayan! dilidilihin mong palagi ang iyong pinuhunang dugó at mga kahirapan, ang iniubos mong lakas sa pagpupumilit na ang puri't katuirang nakalugmok ay ma-

pabañgun sa panibagong buhay. Yong dili-dilihin, at ikaw ay manghinayang, kung muling maagaw ang iyong mga matuid sa kabulagan mo't kahinaan ng loob.

Huag mong kalilimutan na ang bagong pamumuhay ay nangangailangan ng bagong ugali.

¿At sino ang makapagsasabi? maaaring mamahala ang mga hangal at lilong Pinuno, na magakala ng sa sarili, bago ng sa iyo at silawin ka sa ningning ng kanilang kataasan at mga piling pangungusap na nakalalamuyot. Kinakailangan ngang matalastas mo't mabuksang tuluyan ang iyong pagiisip, nang makilala mo ang masama at mabuting Pinuno, at nang huag masayang ang di-masukat mong mga pinuhunan.

Ang Bayan na dito'y sinasabi ko ay hindi ang kapisanan ng mga tawong nananahan sa gayong lugal, kung di ang katipunan ng lahat ng tagalog ng lahat ng tumubo sa Sangkapuluan.

Dapua't ang alin mang katipunan at pagkakaisa ay nangañgailangan ñg isang pinakaulo, ng isang kapangyarihang una sa lahat na sukat makapagbigay ng magandang ayos, makapagpanatili ng tunay na pagkakaisa at makapagakay sa hanganan ninais, katulad ng sasakyang itinutugpa ng bihasang piloto, na kung ito'y mawala ay nañgañganib na maligaw at abutin ng kakila-kilabot na kamatayan sa laot ng dagat, na di na makaaasang makadodoong sa panpang ñg maligayang payapa't kabuhayang hinahanap.

Ang pinakaulong ito ay siyang tinatawag na Pamahalaan ó Gobierno at ang gaganap ñg kapangyarihan ay pinangangalang mga Pinunó ng Bayan.

Ang kadahilanan nga ng mga Pinuno ay ang Bayan, at ang kagalingan at kaginhawahan nito ay siyang tanging dapat tuñguhin ng lahat nilang gawa at kautusan.

Ano pa man, mangyayari sa mga Pinuno ay siyang mananagot.

Tungkol nila ang umakay sa Bayan sa ikagiginhawa. Kailan pa ma't maghirap at maligaw ay kasalanan nila.

At kung ang nagkakasala sa iisang tawo ay pinarurusahan, ¿ano kaya ang nararapat sa nagkakasala sa Bayan, sa yuta't yutang mga kapua? Sakali't ang pagkaligaw ay dahil

lupa sa dilim; at ang mga pagiisip ay nangabulag at nalumpo ang mga loob. Sapin sapin at walang patid na mga alay at ambag sa simbahan ay dinadala ng maling pagsampalataya; mga alay at ambag na ipinatutungkol sa langit, nguni't tinatamasa ng mga lilo sa lupa at nagiging balung na walang ng mga kayamanan at kataasang di magunita.

¿Kinakailangan pa kayang isaysay ang sarisari't di mabilang na mga katampalasanan at madlang upasala't sigalot na ibinubunga ng mga ugaling ito? Ynaakala kong hindi na sapagka't talastas na ng lahat.

At sakali mang may mga matang naalimpungatan pa sa mahabang nagdaang pagkahimbing, at ang kahirapang binata ay ibubuhat na lahat sa kasamaan ng nagpapangap na mga alagad ng Dios, sukat na lamang ang masdan ng mga matang iyan at tantuin, na ang mga kasamaan nila'y walang nagawang ano pa man, kung ang bayang ay natutong magbulaybulay, at kumilala ng kapalalua't kasakimang dinamdam ng kabanalang ng natatagung alupang na mabangis sa maamong balatkayu ng kabaitan.

Kung ang sasabihin naman ay dahil sa siyang kinagisnan sa magulang at naging ugali, hindi ang lahat ng ugali ay mabuti at ang pagsunod sa Dios ay ang pagalis ng masasamang ugali.

¡Anong laking pagkalihis sa daan ng katutuhanan at tunay na kabanalan! Mga tawong tinatawag na tunay na Kristo ay walang sinusunod na isa mang aral ni Kristo. Ang buong pagkakristiano'y ipinatatanghal paimbabaw na kabanalan at palalung ningning at pagpaparangya.

¿Hangang kailan mabubuksan ang mata mo tawong binigyang ng pagiisip at itinangi sa sangnilalang? Kung kaputol na kahoy ay gagawing anyong tawo, ay maaaring pagkamalan ng sino mang makakita, datapua'y ano man ang katalinuhan ng gumawa ang kahoy ay kahoy din ang kauuwian.

Gayon din naman, liban na lamang sa tunay na sumusunod sa mga aral ni Kristo ay walang matatawag na tunay na kristiano ano man gawin at kasapitan .

Nguni't si Kristo ay walang sinabing ano man sa mga ipinaguutos at ginagawa ng simbahan (anang mga alagad ay sim-

bahan ni Kristo); ang sinabi ni Kristo ay ito: kayo'y magmahalan; kayo'y magkakapatid na lahat at magkakapantay.''

At ang pagmamahalang ginawa ng mga Kristiano ay ang pagaapihan at pagdadayaan; at ang magkakapatid at magkakapantay, unang una na ang mga alagad, ay nagagawan ng katataasan kayamanan at karangalan, upang masilá ang maliliit at mga maralita.

Sinabi ni Jesucristo. ''Ang nagpapakalaki ay hahamakin; at pupurihin ang nagpapakaliit.'' (Cap XIV. N.) Datapua't ang sabing ito'y pinawi sa alaala ng mga kalakhang maraya na kumalat at pumuno sa lupa.

Sinabi ni Jesucristo sa nagsisipagsalita sa kaniya ng mga kayamanan at magagandang batong hiyas ng simbahan; ''Ang lahat ng iyang nakikita ninyo, ay darating ang araw na walang matitira na di malilipol.'' (Cap. XXI.). At kayong binubulag ng kadiliman, na mga binyagan kay Kristo, sa inyong mga simbahang lipos ng ningning at kapalaluan, ¿di baga ninyo nakikita na ang inyong mga gawa ay nalalaban kay Kristo, pagka't siya niyang itinakuil at isinumpa?

Minsang pumasok sa simbahan ay kaniyang ipinagtabuyan ang lahat ng doo'y nagbibili at bumibili. ''Nasusulat, anya, na ang bahay ko'y maging bahay ng kabanalan; nguni't inyong ginagawang yungib ng mga magnanakaw.'' (Cap. XIX). Ynyong masdan, kayo'y maghaka-haka at sandaling guntain ang mga pilak na pumapasok sa simbahan, saka ninyo sabihin kung tunay ngang simbahan ni Kristo.

Laging kinakaaway ng dili-dili itong kahambal-hambal na pagkalihis ng mga pagiisip, at di miminsang itinanong sa sarili na kung hindi na matatapus ang kalagayang kalungkot-lungkot at kasakit-sakit, na kung ang lakas ng kaliluhan ay hindi na madadaig ng wastong matuid. Nguni't nalalaban sa dakilang kabutihan ng Maykapal ang mamahay sa ganitong akala. Pagka't kung ang lahat ng sama at di katuiran, ang lahat ng hirap at dusang walang katapusan ang siyang pamumuhayan ng tawo sa habang panahon. ¿Ano't bakit pa niya nilikha? Hindi nga sa Maykapal naroroon ang kadahilanan, kung di sa tawo din na binigyang lahat at bawa't isa ng pag-iisip at ng buong kinakailangan sa ikagiginhawa, ay itinatabi at ipinauubaya ang mga biyayang ito sa mga pag-iisip at loob na inaa-

kay ng kamaliang anaki'y tutoo at unan ng kasukabang anaki'y banal.

Upang tamuhin ang hinahanap na ginhawa ay kinakailangang lubos ang pagaaral na kumilala ng matuid at di matuid, ng daya at tunay, ng magaling at masama, ng dapat ipagkapuri at dapat ikahiya, ng nagbibigay lakas at nagbibigay sakit.

Upang manga lamang kapatid kay Kristo ay kinakailangang tumulad sa kanya sa kababaan, kabaitan at pagibig sa kapua. Hindi kinakailangang gumanap ng ganito't gayong mga pagsambá at mga santong talinghaga. Saan man dumoon ang pusong malinis na pinamamahayan ng magandang nasa at ng matuid ay naroroon si Kristo; binyagan at di binyagan, maputi't maitim ang kulay ng balat.

Di nalilingid sa akin na ang mga saysay ko'y magbigay pangamba marahil sa mga loob na iginawi magbuhat sa mga unang araw ng kasanggulan sa maling pagsampalataya.

Datapua't tumahimik ang mga loob na ito, pagka't ang aking talagang pakay ay hindi nalalaban kung di naaayon sa kalakhan ng Dios at kabutihan niyang di pa nalilirip sa panahong ito. Ang aking kinakalatan ay na sa lupa; ang kasukaban ng mga alagad at ang kabulagan ng mga inaalagaan.

Sa katunayang hindi naaabot ng tawo ang kalakhan at kabutihan ng Dios ay nangapit sa itinurong paniniwala na lahat ng mangyayari ay talaga niya masama't mabuti, at sila rin naman ang kumikilala na lamang ang masama, na ang kinauwian ay itinulad sa tawo hamak ang Puno't mula ng lahat ng nilalang.

Kung ito'y di gawá ng pikit na isip, ay ngalanan na ninyo ng kahit anó, datapua't huag tawaging kabanalan.

Ang Dios ay walang tinalagang masama, pagka't ang kabutihan niya'y walang katapusan; ang masama ay tayo; ang lahat ng mga hirap, hinagpis, dalita at kaabaan ay pawang kasalanan natin.

Sabihin ninyo sa tamad ang kaniyang pagdaralita, at ang isasagot ay umaasa sa talaga ng Dios, nguni't ang talaga ng Dios ay magdalita ang tamad.

Sabihin ninyo sa isang bayang namumuhay sa pagkaamis at nilulusoy ng kasibaan at kayabangan ng mga Pinuno at isasagot na sumasangayon sa talaga ng Dios; nguni't ang talaga

ng Dios ay maghirap ang mga bayang di marunong magkaisa sa paglalaban ng katuirang biyaya ng Makapangyarihan sa lahat.

Ynyong masdan; nariyan at nakaluhod, nanalangin at nagpapasalamat sa Dios sa di mabilang na mga kayamanang kaloob diumano ng langit. Gayon ma'y ilang ulila't mahihirap ganong luha at himutok ang binalungan ng kayamanang ito na kinamkam sa mga paraang balawis.

¡Ay! ang maling pagsampalataya ay kauna-unahang naging dahil ng di maulatang mga kasamaang nangyayari sa lupa!

Kung lahat ng mangyayari ay talaga ng Dios, ang nagnanakaw at pumapatay sa kapua ay hindi dapat parusahan pagka't siya'y di makasusuay sa Makapangyarihan sa lahat na tumalaga ng paggawa niya ng kasalanan. Sa paraang ito ang masama ay muli't muling gagawa ng kasamaan, dahil sa ang kaniyang mga gawa ay ibinubuhat sa talaga ng Dios. Di nga sukat kamanghaan ang laging paghahari ng di matuid.

Ang kalakhan sa langit ay di nangangailangan ng anó man sa lupa. Ang Dios ang siyang Ama ng Sangkatawohan at ang hanap ng Amá ay hindi nga ang anak na lagi na't sa tuing sandali ay nagsasabi ng kaniyang paggalang, takot at pagibig, kung di ang gumanap at sumunod sa matuid at magandang utos niya.

Ang tunay na pagsampalataya, paggalang pagibig at pagsunod sa Dios, sa makatuid ang tunay na pagsamba ay ang paggalang, pagibig at pagsunod sa katuiran, na isusukat dito ang bawa't gawa, pangungusap at kilos, dahil sa ang buong katuiran ay nagmumula at namamahay sa kalakhan, kabutihan at pagka Dios ng Dios.

Dito nga sa tunay na pagsampalatayang ito nabubuhol ang pagibig at pagganap ng tunay na kalayaan at pagkakapantay at gayon din ang pagibig at pagdamay sa kapuwa ng dala.

Sa pagibig at pagganap ng tunay na Kalayaan at pagkakapantay nagbuhat ang pagkakaisa, binhing tangi ng kasipagan, lakas kapayapaan at ginhawa.

Sa pagibig at pagdamay sa kapua nagbubuhat ang tapat na loob at ang pagkakawanggawa bulaklak na maganda ng mga pusong banal at matamis na lunas ng may sawing kapalaran.

Ang pagsampalatayang ito'y walang nililisan: binyagan at di binyagan ano man ang lahi kulay at salita, pagka't siyang tunay na pagsampalataya sa Dios, at magaganap ng lahat ng tawo na pawang anak Niyá.

Naririto ang pagsampalataya na aking inaaring tunay at naaayos sa talaga ng Maykapal. Kung ako'y namamali maging dahilan nawa ng aking kamalian ang tapat kong nasa.

## ANG GUMAWA

Nguni't kung mahinahon nating pagbubulay-bulayin ay makikitang maliwanag na ang gumawa ay hindi parusa at hirap, kung di pala at kagalingan na ipinagkaloob ng Dios sa tawo alaala ng di matingkala niyang pagibig.

Ang gumawa ay isa sa malaki't mahalagang biyaya pagka't sa pamamagitan nito ay nagigising at nararagdagan ang lakas ng isip, loob at katawan, mga bagay na kasanib at kinakailangan ng kabuhayan.

Anang mga banal na kasulatang pinagmulan ng pagsamba ng kakristianohan, ang gumawa o magtrabajo ay parusang ibinigay ng Dios sa kay Adang amá ng sangkatawohan, dahil sa siya'y kumain ng bunga ng kahoy na ipinagbawal sa kaniya, parusang minana nating mga anak.

Datapua't ang sabing ito ay maling mali at nalalaban sa talaga ng Maykapal, at siya ring pinangalingan ng masamang binhi na akalain ng tawo na ang gumawa pagka't parusa ay tunay na hirap na ipinalalagay sa isang sakit na di maiwasan. malalaki at nagmamarunong, at kanilang ipinagpaparangya Kaya't ikinahihiya ng marami, lalung lalu na ng mayayaman. ang tinatawag na layaw ng kanilang katawan.

Ang gumagawa ay nalalayu sa buhalhal na kasalanan, maruruming gawi at kayamutan; nagtatamó ng aliw, tibay, ginhawa at kasayahan.

Masdan natin ang naturang mga mayayaman, malalaki at mapagmarunong na mga layaw, at sa ilalim ng kanilang ipina-

kikitang ginhawa, ningning at kasaganaan, ay nananiig ang lalung matinding pagkasuya at yamot kahinaan, ang kapalaluan, kasabay ang masasamang gawi na pinanggagalingan ng mga sakit at utay utay na inuubus ang kanilang buhay.

Anong laking katutuhanan ang sinabi ng ating si Baltazar sa kaniyang mga tula:

"Ang laki sa layaw karaniwang hubad—sa bait ay inuni't sa hatul ay salat."

Ynibig ng Dios na tayo'y magtrabaho, pagka't kung tayo'y nilibiran ng buong kailangan at kasaganaang aabutin na lamang natin at sukat, tayo'y walang salang lalung malulugmok, sa lalung kahamak-hamak at kasuklam-suklam na kabuhayan, na tungo sa pagkalipol ng ating pagkatawo.

Ang lahat ng pinakikinabangan, ang balang ikinabubuhay at ikinaiiba sa hayup ay siyang kinakatawan at ibinubunga ng paggawa na nararapat ng kapagalang hindi nasisinsay sa matuid. (*)

## ANG KASALANAN NI CAIN

### I

Katatapus pang nilalang ng Maykapal ang Sang-daigdigan.

Bahagyá pang sumusupling sa magasauang si Adan at si Eva ang mga kauna-unahang bunga ng kanilang pagsasama sa ibabaw ng lupa...... At ang lupang ito, na katatapus pang nilalang ng Maykapal, ay dinungisan na ng isang kasalanang kakila-kilabot at kasuklam-suklam na higit sa bangis ng gabing lumilintik, at higit sa kasindak-sindak at nakauulol na pangarap ng may pusong dulingas at sukab na akala.

Si Cain ay nagtaglay ng malaking pagkainggit sa kapatid niyang si Abel, at sa kaingitang ito'y nagmula ang isang matinding kagalitan, hanggang sa siya'y dinayang dinalá sa ilang, at doo'y......pinatay ng lilong kapatid na si Caing tampalasan.

---

(*) Sa katapusan ng orihinal nito ay may mga nakasulat na notang hindi ko na isinama pagka't wala namang puno't dulo o parang isang "outline"—J. P. S.

Magbuhat niyaon ay maraming daan at libong taon na ang nakararaus; gayon may nalilimbag pa sa ala-ala at gunitá ng mga tao't mga bayan ang kasalanan ni Cain; at dili yata mapapawi't mababaklas hangang sa ang lupa ay lupa.

Magbuhat niyaon, magbuhat nang patayin ng kapatid ang kapatid sa hamak na kadahilanan ay naghari at nagulol ang kasukaban sa balat ng lupa, at ang mga mata'y laging lumuluha, at ang dugó ng kapatid ay laging pinababahá ng kapatid, at walang namamahay sa mga kalooban kung di ang umalipin at dumaya sa kapuá din.

At si Cain ay isinumpá ng Dios, at iginuhit sa noo niyá ang tandá ng darakilang kasalanan. At magbuhat niyao'y makapal na noo ang nagtataglay ng hamak na tanda...

Tunay ngang may lumitaw na mga bayani't magagandang puso ang nangahas at nangahas ding bumangon sa lusak ng madlang kapahamakan, at sukdang ikapanaw ng tangang hininga ay pinukaw at ipinaalaala sa nangahihimlay ang lahat ng tao ay magkakapatid, at magkakapantay, na ang nagiging dahil ng mga sakit, hirap at dalamhating walang katapusan ng Sang-katauhan ay ang mana't manang kasalanan ni Cain, na walang daang iba pa sa kaginhawahang laging hinahanap kung di ang tunay na pagkakilalanan at pagmamahalan ng magkakapatid, at tunay na paglingap ng lahat sa bawa't isa at ng bawa't isa sa lahat.

Datapua't kung ito'y tunay tunay din naman na ang mga pusong lubhang nagpakababad ankan at ankan pa sa kasamaan at katampalasanan ay bumalikuas na nagngangalit at walang awang iniwas ang mga pangahas na nagsisiwalat ng banal na matuid at magandang pagibig, na makapuputol ng libong pagpapasasa sa dinayang kapangyarihan at ninakaw na yaman.

## II

Ngayon naman, kung ang mamasdang haharapin ng paningin ay ang mga nangyayaring pinaglalagusan ng katagaluan, ¡ay! puso'y naiinis, nagsisikip ang dibdib at luha sa mata'y kusang umaagus.

......Nakaririmarim na tanda ng kasalanan ni Caing isinumpa ng Maykapal, ¿bakit nakaguhit ka sa noo ng makapal

na tagalog; karugó at tunay kong kapatid? ¿Diyata't ikaw lamang nga, ikaw ang magiging dahil na kung kaya mananatili sa karukhaan at kutiyá ang walong pung yutang katawan, na kung kaya di magtatamó ng kinakailangan at minimithing kalayaan ang walong pung yutang tagalog; na kung kaya mawawalan ng kabuluhan ang mga pinuhunang pagud, panganib at di masaysay na katiisan at tiyagá, sampú ng libo libong buhay na pumapanaw ng mga bayaning nagbangun ng katuiran at puri ng lahat? ¡Oh, casalanan ni Caing isinumpá ng Dios! ikaw ay muli naming isinusumpá sa ngalan ng aming mga inang nananangis, sa ngalan ng madlang nagbabata ng lahat ng sakit at katampalasanan sa kadahilanan mo! casalanan ni Cain, ikaw ay muli't muli naming isinusumpá ng walang katapusan.

III

Masdan ninyo iyong tao: ang mga mata niya'y laging isinusuliap sa balang masalubong; ang mga tainga niya'y laging nakikinyig ng balang salitaan; ang mga bibig niya'y laging nangungusap ng balang nalalaban sa kaniyang isinasaloob at masasamang budhi; sa baywang niya'y may natatagung isang lubid at isang revolver na laan sa kaniyang mga kapatid: iyan ay *policia secreta*, sa makatuid tiktik, tiktik na sukab at walang awa ng tampalasang panginoon.

## PAGKATATAG NG PAMAHALAAN SA HUKUMAN NG SILANGAN

———o———

I

### Madlang Kasaysayan

Pangkat na una:—Ang Pamahalaan sa hukuman ng Silangan ay sumusunod at napaiilalim sa "Constitución Provisional de la Republica de Filipinas" na pinagkaisahan sa Biak-nabato nang unang araw ng Noviembre taong 1897, at aalinsunod din naman sa alin pa mang marapating kautusan ng kinikilalang mataas na Pamahalaan.

2—Ang kapangyarihan ng Bayan ay siyang dakila at kataastaasang kinikilala nitong Pamahalaang Hukuman, maging sa talagang pamahayag ng Bayan, maging sa pamamagitan ng kaniyang mga tunay na katiwala at Pinunong pinagsalinan ng kapangyarihang ito.

3—Ang mataas at unang pamahalaang gaganapin sa buong hukuman, taglay ang lahat ng bagay-bagay na nararapat masangkap sa pamahalaang ito, ay kakatawanin ng isang hirang at tanging Sangunian, na tatawaging "Sanguniang Hukuman".

4—Sa pamamahala ng hukuman, ay papagaapating bahagi ang kabilangan ng mga bayang sakop nito, at ang itatawag sa bawa't isa nitong pagkakabahagi ay Pook (Distrito).

5—Ang mga bayan ay pamamahalaan naman sa kaparaanan ng mga Sanguniang Bayan at Balangay.

6—Ang kapangyarihang magtatag ng panibagong mga palakad at pamamahala ay natutungkol sa kapulungan ng mga pinakakatawan ng mga bayang sakop.

7—Hihirangin ng Pamahalaan sa kaniyang mga pagganap: una, tungkol sa pagaayus at pangangasiwa ng Bayan; ikalawa, tungkol sa pagtatatag, at pagaayus ng Hukbó.

8—Ang pangangasiwa ng mga paguusig, paglilining at pabibigay—kahatulan sa mga sala, ay itataglay sa isang Hatulan, na itatatag ng Sanguniang Hukuman.

9—Ang lahat ng tagalog sa lupang nasasakupan ng hukuman ay malalagay sa ilalim ng kapangyarihan ng Pamahalaan, maliban lamang yaong mga pinagkalooban ng ibang Pamahalaang Hukuman ng isang tungkol; datapua ito'y hindi rin mangyayaring makaganap ng kanilang tungkol, kung walang tunay na pagkatalastás ang Sanguniang Hukuman.

## II

## ANG SANGUNIANG HUKUMAN

---

Pangkat na ika 10—Ang Sanguniang Hukuman ay magtataglay ng isang Pang-ulo, isang pangalawang Pang-ulo, isang Tagaingat-yaman at isang Kalihim. Ang maghahalal sa mga

katungkulang ito ay ang kapulungan ng mga Pinakakatawang-Bayan.

11—Sa kapangyarihan ng Sanguniang Hukuman ay natutungkol ang pagganap ng kinakailangan, at ang pagpapalakad naman ng mga kautusang inaakalang dapat sa ikalulubos at ikapamamalagi ng magandang kaayusan at pagsunod.

12—Ang Sanguniang Hukuman ay siya lamang makahihingi at makatatangap ng mga ambag na hindi karaniwan, at liban pa sa rito at sa may mga tunay na kapahintulutan sa bagay na itó, ay uusigin ang sino mang mararapatan.

13—Ang Sanguniang Hukuman ay siyang magpapasiya ng mga kabagayang dapat na paggamitan, at siya ding magpapahintulot ng alin mang paggugugol ó paglabas ng salapi ó kayamanan ng Pamahalaan ng Hukuman.

14—Siya din namang may tungkol na magpalakad ng mga kautusan hingil sa ikakakapal ng kayamanan, at gayon din sa ikapangyayari ng katipiran at lubos na kalinisan na dapat taglayin ng isang matalino at tapat na pangangasiwa.

15—Natutungkol din sa kapangyarihan ng Sanguniang Hukuman ang pagtatatag ng Hukbó ng Hukuman, sampu ng mga pangasiwaan at pamunuang kinakailangan sa buong kaayusan at lakas ng Hukbó; ang paghahalal at pagpapalagay ng mga unang Punong aakay at mamamahala nito; at ang paggagawad ng katibayan sa kaniyang mga pinuno.

16—Siya ding may tungkol ng pagbabangun ng Hatulang Hukuman at ng paghahalal sa magsisitayú at mangangasiwa dito.

17—Kung kinakailangan ang kapulungan ng mga katiwalang Pinakakatawan ng Bayan, ito'y pagkakayarian sa Sanguniang Hukuman.

18—Ang Sanguniang Hukuman ay may katungkulang makinig, magpasiya at humatol sa mga karaingan tutol at ipinagsasakdal ng sino mang anak ng Bayan sa kaniyang nasasakupan.

19—Kailan pa ma't hindi makagaganap ang Pang-ulo ng Sangunian, ay kakatawanin ang kapangyarihang ito ng kaniyang Pangalawa.

20—Ang mga Pinunong tumatayú sa Sanguniang Hukuman ay makapaglalagay ng kanilang inaakalang dapat na makatulong sa pagganap ng kani-kanilang katungkulan.

21—Mapagkakasunduan sa Sanguniang Hukuman at mahihinging alisin sa natungkulan ang sino man dito, na inaakala ng ibang mga kapisanan na walang karapatan.

22—Sa katungkulan ng Pang-ulo ó Pangalawa, kaya, kung yaon ay hindi makaganap, nauukol:—Una, ang pagpapatunay at paglalathala, kasama ng Kalihim, ng mga pasiya at pinagkayarian sa Sanguniang Hukuman;—ikalawa, ang pagpapalakad ng mga kautusan, atas at Tuntunang-utos na kinakailangan sa ikatutupad ng nasabing mga pinagkayarian;—ikatatlo, ang paggagawad ng katibayan sa kinauukulang may mga hawak na katungkulan;—ikaapat, ang pagtalastas at pangangalaga ng pagtupad na ginagawi ng iba't ibang mga Pinuno sa kani-kanilang tungkol, at upang maghari din sa kalooban ng lahat at ng bawa't isa ang magandang pagsusunuran at pagkakasundo. Ang Pangulo ay siyang una unang maykapangyarihan sa Hukbó ng Hukuman at nauukol sa kaniya ang mataos na pamamahala nito. Datapua maisasalin ang kapangyarihang ito sa isang magtataglay ng buong karapatan.

23—Ang tagaingat-yaman ay siyang mangangasiwa ng kayamanan ayon sa mga pagpasuk at paglabas nito sa kaban ng Pamahalaan; nguni't kaniyang sisingilin at gugugulin alinsunod sa pinagkayarian at minamarapat sa Sanguniang Hukuman. Ang mga ari at kalakal ng Pamahalaan (kung mayroon), ay siya rin namang unang dapat na makaalam. Katungkulan ng Tagaingat-yaman ang mangalaga, sumiyasat at umusig, kung sa mga bayang sakop ay malinis at wasto ang ginagawang pangangasiwa sa kani-kaniyang kayamanan (fondos).

24—Sa Kalihim ng Sangunian ay natutungkol ang paggawa ng mga kasulatan ng mga pagpupulong (actas); ang paglalagdá ng mga atas, kautusan, pagbibigay-alam, liham at lahat ng iba't iba pang sulat ng Sangunian; ang pagiingat ng kalatas na lahat (documentos) na nauukol sa Pamahalaan, at ang paggawa at paghahanay ng Kasaysayan ng mga bayan, Hukbo, yaman at lakas na tinataglay ng Pamahalaang ito. (Estadistica).

25—Ang mga pasiya kautusan ng Sanguniang Hukuman ay iiral at mangyayari, ayon sa pagkaisahan ñg magsisitayú dito, ó sa marapatin kaya ng karamihan.

III

ANG MGA POOK

Pangkat na ika 26—Ang mga bayang nasasaklawan ng bawa't isa sa apat na Pook, na sinasabi sa pangkat na ikaapat, ay ang sumusunod:—Unang Pook: Pagsanhan, Lumbang, Loñgos, Sn. Antonio, Paete, Pakil, Pañgil, Siniloan, Mabitak at Sta. Maria.—Ykalawang Pook: Magdalena, Liliw, Nagkarlang, Mahayhay, Luisiana, at Kabinti.—Ykatatlong Pook: Sta. Cruz, Pila, Kalawang, Sn. Pablo at Alaminos.—Ykaapat na Pook: Bay, Mainit, Kalambá, Kabuyaw, Sta. Rosa, Biñang at Sn. Pedro-Tunasan.

27—Ang Sanguniang Hukuman ay magkakaroon ng isang Punong Katiwala sa bawa't isang Pook, na siyang mamagitan sa pamamahala nito sa mga bayang sakop ng Pook, kaya't ito ay siyang salamin ñg nasabing mga bayan at ang makikialam naman sa kanila.

28—Sa mga bayan ñg Binañgunang-malayu at Polillo ay makapaglalagay din ng ibang Punong Katiwala, at ito'y ibibilang na ikalimang Pook.

29—Ang mga Punong Katiwala ay ihahalal ñg Sanguniang Hukuman.

30—Sa mga pulong ñg Sanguniang Hukuman sila ay mangyayaring humarap, mañgusap at magpasiya.

31—Ang mga Punong Katiwala ay susundin ñg mga bayan sa Pook na kinatutungkulan, at kikilalanin sa kanilang kapangyarihan ang kapangyarihang tunay ñg Sangguniang Hukuman.

32—Katungkulan ñg Punong Katiwala,—Una: maparating at magpatantú sa madaling panahon ñg mga pasiya at kautusan ñg Sanguniang Hukuman sa mga bayan na kaniyang sakop.—Ykalawa: tumalastás, mañgalaga, magpalinaw at magutos ñg katuparang nauukol sa naturang mga pasiya at kau-

tusan.—Ykatatlo: humatol at magpasiya sa mga ipinagsasakdal, mga karaingan at nangyayaring mga kaguluhan at di katampatan, kung ang bagay ay hindi laban sa Panghihimagsik (revolucion) sa Pamahalaan ó sa Hukbo kaya.—Ykaapat: ipagbigay-alam sa Sanguniang Hukuman ang lahat ng mga palakad, pangangasiwa, at nakita ó nabalitang nangyayari sa kaniyang nasasakupan.

33—Ang Pulong Katiwala ay makapaglalagay ng kaniyang kalihim.

34—Ang kapisanan ñg mga pulutong ñg Hukbó sa loob ng bawa't Pook ay magkakaroon ñg sariling pamamahala sa pamamagitan ñg isang Pinunó sa Hukbó, baga ma't sa ilalim din ng kapangyarihan ng Pamahalaang Hukuman.

35—Tungkol naman sa mga paguusig at paghatul ng mga kasalanan, ang Hatulang Hukuman ay maglalagay sa bawa't Pook ng isang Tagausig.

## IV

## ANG MGA SANGUNIANG BAYAN AT BALAÑGAY

Pangkat na ika 36—Tungkol sa kaayusan at pangangasiwang gaganapin sa bayan-bayan ay aalinsunurin ang "tuntunang-utos ng pagtatatag ng mga Sanguniang Bayan" na iniatas ñg Pamahalaan sa Biak-na-Bato, taong 1897.

37—Kung marapatin ñg S. H. ay maaaring baguhin, bawasan at dagdagan ang mga kautusan ng nasabing Tungtunang-utos, ó magpalakad kaya naman ng bago kung siyang pagkaisahan ng mga Pinakakatawang-Bayan.

## ANG HUKBO ÑG HUKUMAN

Pangkat na ika 38—Ang mataas na pamamahala at pagaakay ng Hukbo ng hukuman ay matutungkol sa isang Teniente General, na tatawaging Pangulong-Digma, sa ilalim naman ito ng kapangyarihan ng Capitan General ñg mga Hukbong tagalog.

39—Sa kapangyarihan ng Pangulong-Digma ay natutungkol,—Una: ang gumanap ng nararapat sa ikapangyayari ng lubos na katuparan ñg mga kautusan ng Capitan. (1) Ang kabanatang ito ay niwalang kabuluhan. General.—Ykalawa: ang umakay at pumatnugot sa Hukbo ng Hukuman sa pakikidigma.—Ykatatlo: ang magatas ng nauukol hingil sa masigasig at masikap na pagsunod ng mga kawal, at hingil naman sa buong kaayusan at lakas na dapat taglayin ng Hukbó.

40—Ang Pinuno sa Hukbo na sinasabi sa pangkat na ika 34 ay magtataglay ñg katungkulang Coronel, at sa bagay na ito'y magkakaroon ang Hukbo ñg apat na malalaking piling sa apat na Pook na kinababahaginan ñg Hukuman at sa bawa't piling na ito ay mamahala ang isang Coronel.

41—Bawa't dalawang piling na pinamumunuan ng Coronel ay malalagay naman sa ilalim ng kapangyarihan ng isang General de Brigada.

42—Ang mga pulutong ng Hukbó sa bayan-bayan ay pamamahalaan ng isang Capitan at mga Tenienteng kinakailañgan, ayon sa kabilangan ñg mga kawal na nasasaklawan.

43—Ang mga Pinuno at kawal ng Hukbó ay may katungkulang umalalay, sa pamamagitan ñg buong lakas niya, sa kapangyarihan ng dapat makapangyari, upang matupad ang pagsunod at pagpipitagan ng lahat, at sa ikalulubos naman ng pagkakaisang dapat na lumagi sa loob ng Pamahalaan.

44—Ang katibayan (nombramiento) sa mga katungkulang Pang-ulong-Digma, General de Brigada at mga Pamunuang kasunod sa kapangyarihan, at makakatuang sa pamamahala ng Hukbo at ng Digma, ay pawa-pawang magbubuhat sa Kataastaasang Sangunian, datapua'y sa palagay na marapatin ñg Sangunian Hukuman.

45—Ang Sanguniang Hukuman ay siya namang maggagawad sa mga katungkulang Coronel at hangang sa Teniente.

46—Ang pagtatuú at pagaayos ñg mga Pangasiwaan at Pamunuang nauukol sa paglalaan ng mga kailangan at kagamitan ng Hukbo sa pakikidigmá ay tungkol ng Sanguniang Hukuman.

47—Natutungkol din naman sa Sanguniang Hukuman ang pagtatatag ñg iba't ibang mga kawal ayon sa pananandata,

gaya ng barilan, kabayuhan at iba pa; ang pagaatas at paggagawad ñg mga palá na dapat iganti sa nagkakamit karapatan sa digmá, bukod naman sa Kataastaasang Sangunian; at ang pagtataas ng katungkulan sa nauukol sa gayon, ayon ang lahat ng ito sa pasiya't palagay ñg Pang-ulong-Digma.

48—Ang Pang-ulong-Digma ay dapat makaalam sa pamamahalang lahat na gaganapin sa Hukbo ng Sanguniang Hukuman.

49—Ang mga iaatas na alin mang bagay tungkol sa Hukbo ng hukuman ay iaayos sa ipinagsasaysay dito, kailan pa ma't ang Kataastaasang Pamahalaan ay hindi magpapanihala ng ibang bagay.

## VI

## ANG HATULAN

Pangkat na ika 50—Ang Hatulang Hukuman ay magtataglay ng isang Pangulo, isang Tagalining-sala at isang Kalihim.

51—Sa kapangyarihang kinakatawan ng Hatulan ay natutungkol ang paglalagdá ng mga Tuntunang-utos na nauukol sa mga paguusig, paglilining at paghatul na gaganapin, alinsunod sa marapatin ñg Sanguniang Hukuman; at ang pagpapanihala naman ng kinakailañgan sa ikatutupad ng mga kabagayan ng Hatulan.

52—Ang pakikitungo at pakikipagalam ng Hatulan sa mga bayan ay gagawin sa pamamagitan ng Tagausig na sinasaysay sa pangkat na ika 33 (III), na ilalagay sa bawa't Pook.

53—Ang paghatul at paguusig ñg sala sa bayan-bayan ay gaganapin ng mga Sanguniang Bayan, alinsunod sa pangkat na ika ... ng "Tuntunang-utos ng mga Sanguniang Bayan".

54—Mangyayaring ipailalim sa kapangyarihan ng Hatulan ang sino mang mararapatan sa buong nasasakupan.

55—Ang mga Pinuno at kawal ng Hukbo ay maipaiilalim sa kapangyarihan ng Hatulan, kung ang mga salang inuusig ay hindi tungkol sa Hukbó at sa Digmá; datapua kung ang

sala ay sa mga bagay na ito ay uusig at hahatul ang mga Pinunong may karapatan sa Hukbó.

56—Ang sino mang may katungkulan na mapaратañgan ng sala at maipailalim sa kapangyarihan ng Hatulan ay titigil muna sa hinahawakang katungkulan, hangang sa maipatantu ang kinalabasang hatul ó pasiyá.

57—Ang Pang-ulo ñg Hatulan ay may katungkulang magpatunay ñg mga pasiya ñg Hatulan, at maglathalá ñg mga kautusan sa ikatutupad ñg nauukol; tumimbang ng mga sala, tumanong at nangalaga sa ikagiging dapat ng mga hatul at paguusig na lahat.

58—Ang Tagalining-sala ay siyang may katungkulang gumanap at magpaganap ñg lahat ng kinakailangan sa ikatutuklas ng buong katutuhanan at sa ikakikilala't ikaliliwanag ng mga bagay-bagay na nalalakip sa salang inuusig.

59—Ang Kalihim ay siyang gagawa ng kasulatan ñg mga pulong ng Hatulan, magiingat at maglalagdá ng mga paguusig (espediente), hatul, panihala at kautusan, sampu ñg iba't ibang mga sulat at kalatas ng Hatulan.

60—Katungkulan ng Tagausig ang magparating agad sa mga bayang sakop ng mga kautusan ñg Hatulan; ang mangalaga at magpalinaw ng katuparan nauukol sa nasabing mga kautusan; ang umusig, maglining at humatul sa mga sala ng hindi lumalampas sa halagang .............. ang bagay, at hindi umaabot sa .............. buang pagkakabilangú ang parusang dapat; ang gumawa ñg mga unang kasulatan na kinakailangan sa mga paguusig, bago ipadala sa Hatulan, at ang pagbibigay alam sa Hatulan ñg ginaganap na pangangasiwa sa mga pagusig at paghatul sa mga bayan ñg Pook na kinatutungkulan.

61—Ang lahat na Pinuno, maging sa bayan, maging sa mga kawal ñg Hukbó ay may katungkulang tumulong sa buong lakas at kaya sa ikapangyayari ng mga panihala at kabagayan ng Hatulan sa buong nasasakupan ng Pamahalaan. (2)

---

(2) Sa likod ng orihinal na sinipian ko nito ay may nakalagay na "Tuntunan na Napapalaman" na hindi ko na isinama rito pagka't makasisira sa pagkakasunod-sunod ng kanyang mga akda.—J. P. S.

## SAMAHAN ÑG BAYAN SA PAÑGAÑGALAKAL

Sta. Cruz—(Laguna).

### PANUNTUNAN

Unang pangkat—Ang pakay ng Samahang ito ay ang magtipon ng isang puhunang gagamitin sa pangangalakal, sa halagang masapit, at sa kaparaanan ng mga taong bayan na magkanasang pumasok na makisama sa paghina at ikagagaan ng mga paghahanap at pinagkakakitaan ng Bayan.

Ykalawá—Ang puhunang itó ay titipunin sa pamamagitan ng mga hulog na ang bawa't isa ay piso; datapua't ang nagiibig ay makapapasok ng kahit ilang hulog ang ipakisamá.

Ykatatlo—Upang mamahala at makapagbigay ng nararapat na kaayusan sa Samahán, ang kapisanan ñg mga kasamá ayon sa marapatin ng karamihan ay maghahalal ng isang Pamahalaan na magtataglay ng isang Pangulo, (Presidente) isang Tagaingatyaman at apat na Kasanguni, (vocales) na pawang bubunutin sa mga kasama din.

Ykaapat—Ang Pamahalaang ito ay siyang makaalam—1, sa pangangalagang nauukol upang manatili ang Samahan sa buong kamahalan at kalinisan—2, sa paglilining at pagpili ng kalakal na minamarapat paggamitan ñg natipon puhunan—3, sa paguusig at paghatul sa mga kasama na marapatang nagkasala sa Samahan;—4, sa pagtangap na mapapasok na kasama ang sino mang inaakalá na maykarapatan;—5, sa pananagot sa ano pa mang mangyaring kasiraan na di mabibigyan ng buong kalinawan.

Ykalima—Nauukol din naman sa Pamahalaan ang pagpili ng mga kasamang dapat pagkatiwalaan na kumatawan at magpalakad ng pangañgalakal, ayon sa kanilang tapat na loob at katalinohan, na sila naman ang mananagot sa Pamahalaan.

Ykaanim—Sa tuing unang araw ng Lingo ng bawa't buan ang mga kasamá ay magpupulong sa a las cuatro ng hapon sa bahay na sabihin ng Pamahalaan, at sa harap ng kapulungan ito maghahayin ng buong kasaysayan ñg kalakaran at kalagayang tunay ng pangangalakal at pamamahalang ginaganap.

Ykapitó—Ang lahat ng kasama ayon sa pasiya ñg karamihan, ay siyang may kapangyarihan lamang na makapagpatigil ñg Samahan, at gayon din kung gagawin na ang pagbabaha-bahagi ng tubo.

Ykawalo—Ang 10% ñg tubo, sa makatuid ang sampú sa bawa't isang daan, ay isasaklolo sa mga ulila at balo sa bayang ito na namatayan sa nagdaang pakikidigma at ang tungkol na ito ay gaganaping ipagbabaha-bahagi ng Pamahalaan.

Ykasiyam—Ang ikalimang bahagi ñg tubo, pagkaalis ng 10 por ciento, nauukol naman sa mga tauong pinili kumatawan at magpalakad ng pangañgalakal, na bilang upa sa kanilang kapagalan.

Ykasampu—Ang matitira ay siyang mauukol sa mga kasama, ayon sa hulog na ipinasok sa puhunan ng bawa't isá.

Ykalabing-isá—Ang lahat ng kasama ay maykatungkulang magtinginan sila sila at tumulong ng kaya sa ikagagaling at ikalalagu ng Samahan. Kaya't bago lumapit sa kalakal ng iba ay sa kalakal muna ng Samahan.

Ykalabing-dalawa—Ang marapatang gumamit ng kataksilan at di pagtatapat sa Samahan, ay ihihiwalay kapagkaraka, at mawawalan pa ng katuirang sumingil ng puhunang ipinasok at tubong nauukol. At ang mga halagang ito ay ipipisan sa kabuoan ng tubó.

Ykalabing-tatlo—Ang alin ma't sino sa mga kasama ay may katuirang umusisa sa ano mang oras at araw ng kalakaran at humabol ñg kalinawang kinakailañgan.

Ykalabing-apat— Ang salapi ng Samahan ay iiñgatan sa isang kabang na tatlo ang susi na ang isa ay hahawakan ng

KAGANAPAN

Tagaingat-yaman, ang isa ang Pañgulo, at ang isa ay hahawakan ng isang kasamang pipiliin ng lahat.

Ang pagpasok sa Samahan ay sisimulan sa ikawalong araw ng Octubre ng taong ito, hangang sa katapusan ng nasabing buan.

Ang sino mang matalastas ng "Panuntunan" at magka-

nasang pumasok, ay ipatatala ang kaniyang pañgalan, ang bilang ñg ipinapasok na hulog at ang nayong tinitigilan.

Sa kaarawang una ng susunod na buan ñg Noviembre ang lahat ng nagpatala ay dadalo sa a las dos ñg hapun sa bahay ni G. Cirilo Javier sa nayon ng Bubukal, na taglay ang kanikaniyang ipinatala na ipakikisama, at upang maihalal naman ang mga tagapangasiwa, sampu ng kasamang maghahawak ng pangatlong susi ng kaban.

Ang lumabas na Tagaiñgat-yaman ay magbibigay sa bawat naghulog ng isang recibo at katunayan ng kaniyang pakikisamá.

Pangalan—Hulog—Nayon

Ykalabing lima—Ang Panuntunang ito ay hindi mababago kung di sa kalooban ñg kapisanan ng mga kasama.

Ang pagbabangun puri ay naganap na, at ang mga kaharian at Bayang iba't iba ay namangha sa katapangan ng tagalog na di nag-impok ng kamuntik mang hinayang. Dapua't ang ugat ñg naging sakit ay natitira pa, at di pa nababakbak ang kalawang ng mga puso sa pagkakababad sa lusak ng kadustaan. Yto, kapatid ko, siyang nais ko ngayon. (?)

Ako'y naniniwala at lubos kong pinananaligan na ang kaginhawahan ng mga Bayan ay sa kanila din dapat na hanapin. Ang Bayang nakakikilala at umiibig ng matuid, na inaakay ñg kabaitan at mahal ang kaasalan ay di pababahala sa kangino pa mang panginoon, di paiilalim sa kapangyarihan ng lakas at daya, di aalalay sa palalu't masibang kaliluhan na maghari sa taluktok ng kataasan.

KATIPUNAN
ng mga
A. N. B.

---

SA MAY NASANG MAKISANIB SA KATIPUNANG ITO

Sa pagkakailañgan, na ang lahat na nagiibig pumasok sa katipunang ito, ay magkaroon ñg lubos na pananalig at kaisi-

pan sa mga layong tinutungo at mga kaaralang pinaiiral, minarapat na ipakilala sa kanila ang mga bagay na ito, at ng bukas makalawa'y huwag silang magsisi at tuparing maluog sa kalooban ang kanilang mga tutungkulin.

Ang kabagayang pinaguusig ng katipunang ito ay lubos na dakila at mahalaga; papagisahin ang loob at kaisipan ng lahat ng tagalog (*) sa pamagitan ng isang mahigpit na panunumpa, upang sa pagkakaisang ito'y magkalakas na iwasak ang masinsing tabing na nakabubulag sa kaisipan at matuklasan ang tunay na landas ng Katuiran at Kaliwanagan.

Dito'y isa sa mga kaunaunahang utos, ang tunay na pagibig sa bayang tinubuan at lubos na pagdadamayan ng isa't isa.

Maralita, mayaman, mangmang, marunong, lahat dito'y magkakapantay at tunay na magkakapatid.

Kapagkarakang mapasuk dito ang sino man, tataligdan pilit ang buhalhal na kaugalian, at paiilalim sa kapangyarihan ng mga banal na utos ng katipunan.

Ang gawang lahat, na laban sa kamahalan at kalinisan, dito'y kinasusuklaman; kaya't sa bagay na ito'y ipinaiilalim sa masigasig na pakikibalita ang kabuhayan ng sino mang nagiibig makisanib sa katipunang ito.

Kung ang hangad ng papasuk dito'y ang tumalastas lamang ng mga kalihiman nito, o ang ikagiginhawa ng sariling katawan, o ang kilalanin ang mga naririto't ng maipagbili sa isang dakot na salapi, huag magpatuloy, sapagkat dito'y bantain lamang ay talastas na ng makapal na nakikiramdam sa kaniya, at karakarakang nilalapatan ng mabisang gamut, na laan sa mga sukaban.

Dito'y gawa ang hinahanap at gawa ang tinitignan; kaya't hindi dapat pumasuk ang di makagagawa, kahit magaling magsalita.

Ipinauunawa din, na ang mga katungkulang ginaganap ng lahat ng napaaanak sa katipunang ito ay lubhang mabibigat

---

(*) Sa salitang tagalog katutura'y ang lahat nang tumubo sa Sangkapuluang ito, sa makatuid, bisaya man, iloko man, kapangpangan man, etc, ay *tagalog* din.

lalung lalu na, kung gugunitain na di magyayaring maiiwasan at walang kusang pagkukulang na di aabutin ng kakilakilabot na kaparusahan.

Kung ang hangad ng papasuk dito, ang siya'y abuluyan o ang ginhawa't malayaw na katahimikan ng katawan, huag magpatuloy, sapagkat mabigat na mga katungkulan ang matatagpuan, gaya ng pagtatangkilik sa mga naaapi at madaluhong na paguusig sa lahat ng kasamaan; sa bagay na ito ay aabutin ang maligalig na pamumuhay.

Di kaila sa kangino paman ang mga nagbalang kapahamakan sa mga tagalog na nakaiisip nitong mga banal na kabagayan (at hindi man), at mga pahirap na ibinibigay ng naghaharing kalupitan, kalikuan at kasamaan.

Talastas din naman ng lahat ang pagkakailangan ng salapi, na sa ngayo'y isa sa mga unang lakas na maaasahang magbibigay buhay sa lahat; sa bagay na ito, kinakailangan ang lubos na pagtupad sa mga pagbabayaran; piso sa pagpasok at sa buan buan ay sikapat. Ang salaping ito'y ipinagbibigay alam ng nagiingat sa tuing kapanahunan, bukod pa sa mapagsisiyasat ng sinoman kailan ma't ibigin. Di makikilos ang salaping ito, kundi pagkayarin ng karamihan.

Ang lahat ng ipinagsaysay at dapat gunitain at mahinahong pagbulaybulayin, sapagkat di magaganap at di matitiis ng walang tunay na pagibig sa tinubuang lupa, at tunay na adhikang ipagtangkilik ang Kagalingan.

At ng lalong mapagtimbang ng sariling isip at kabaitan, basahin ang sumusunod na

## MGA ARAL NANG KATIPUNAN NG MGA A. N. B.

---

Ang kabuhayang hindi ginugugol sa isang malaki at banal na kadahilanan ay kahoy na walang lilim, kundi damong makamandag.

Ang gawang magaling na nagbubuhat sa pagpipita sa sarili, at hindi sa talagang nasang gumawa ng kagalingan, ay di kabaitan.

Ang tunay na kabanalan ay ang pagkakawang gawa, ang pagibig sa kapua at ang isukat ang bawat kilos, gawa't pangungusap sa talagang Katuiran.

Maitim man at maputi ang kulay ng balat, lahat ng tao'y magkakapantay; mangyayaring ang isa'y higtan sa dunong, sa yaman, sa ganda...; ngunit di mahihigtan sa pagkatao.

Ang may mataas na kalooban inuuna ang puri sa pagpipita sa sarili; ang may hamak na kalooban inuuna ang pagpipita sa sarili sa puri.

Sa taong may hiya, salita'y panunumpa.

Huag mong sasayangin ang panahun; ang yamang nawala'y magyayaring magbalik; ngunit panahong nagdaan na'y di na muli pang magdadaan.

Ipagtanggol mo ang inaapi, at kabakahin ang umaapi.

Ang taong matalino'y ang may pagiingat sa bawat sasabihin, at matutong ipaglihim ang dapat ipaglihim.

Sa daang matinik ng kabuhayan, lalaki ay siyang patnugot ng asawa't mga anak; kung ang umaakay ay tungo sa sama, ang patutunguhan ng inaakay ay kasamaan din.

Ang babai ay huag mong tignang isang bagay na libangan lamang, kundi isang katuang at karamay sa mga kahirapan nitong kabuhayan; gamitan mo ng buong pagpipitagan ang kaniyang kahinaan, at alalahanin ang inang pinagbuhata't nagiwi sa iyong kasangulan.

Ang di mo ibig na gawin sa asawa mo, anak at kapatid, ay huag mong gagawin sa asawa, anak at kapatid ng iba.

Ang kamahalan ng tao'y wala sa pagkahari, wala sa tangus ng ilong at puti ng mukha, wala sa pagkaparing KAHALILI NG DIOS, wala sa mataas na kalagayan sa balat ng lupa; wagas at tunay na mahal na tao, kahit laking gubat at walang nababatid kundi ang sariling wika, yaong may magandang asal, may isang pangungusap, may dangal at puri; yaong di napaaapi't di nakikiapi; yaong marunong magdamdam at marunong lumingap sa bayang tinubuan.

Paglaganap ng mga aral na ito at maningning na sumikat ang araw ng mahal na Kalayaan dito sa kaabaabang Sangkalupaan, at sabugan ng matamis niyang liwanag ang

nangagkaisang magkalahi't magkakapatid ng ligaya ng walang katapusan, ang mga ginugol na buhay, pagud, at mga tiniis na kahirapa'y labis nang natumbasan.

Kung lahat ng ito'y mataruk na ng nagiibig pumasuk at inaakala niyang matutupad ang mga tutungkulin, maitatala ang kaniyang ninanasa sa kasunod nito.

SA HKAN. NG ————————————————

AKO'Y SI ————————————————

TAONG TUBO SA BAYANG NG ————————————————
HUKUMAN NG ———————— ANG KATANDAAN KO AY ———— TAON, ANG HANAP BUHAY ————————
ANG KALAGAYAN ———————— AT NANANAHANAN SA ———————— DAAN NG ————————

Sa aking pagkabatid ng boong kagalingan ng mga nilalayon at ng mga aral, na inilalathala ng KATIPUNAN ng mga A. N. B. ninais ng loob ko ang makisanib dito. Sa bagay na ito'y aking ipinamamanhik ng boong pitagan, na marapating tangapin at mapakibilang na isa sa mga anak ng katipunan: at tuloy nangangakong tutupad at paiilalim sa mga aral at mga Kautusang sinusunod dito.

———————— ika ————ng buan ng ————————
———————— ng taong 189—.

Nakabayad na ng ukol sa pagpasok.

ANG TAGA INGAT NG YAMAN.

## PAHAYAG.

Ngayong pinasisimulan namin ng boong kasayahan ang ikalawang panahon ng aming pagsasakit, mula sa mga kabundukang ito, na kailan may siyang nagaalay ng dalisay na pananalig sa aming kalayaan, at paghiwalay sa España, ay aming ipinupukol ang hiaw ng aming pagtawag sa lahat ng mga nakararamdam sa kanilang dibdib, na ang tumitibok ay matitining na puso, sa lahat ng taong may bait at puri may dangal at lupang tinubuan.

Hindi kami natangi ng manga lahi: tinatawagan namin ang lahat ng may iuing puri at pamahalaan ng isang may paglingap sa kaniang bayan; gayon ang katagalugan para ng taga Asia, America, ó Europa tayong lahat ay nag durusa; at lahat ay nagsisipagdusa, ay aming inaanyayahang ibangon ay isang bayang inilugmok, pinasakitan, isang Ynang bayan minunglay at itinulak sa putik ng kaalipustaan. Hindi namin inililisan ang sino man kahima't kastilá, sapagka't may mararangal na kastilang nakikihanay sa aming hokbó, na walang mga ligalig ang mga kalooban, at sukat sa kanilang pagkamagalang sa katuiran ay ipinagtatangkilik ang aming karaingan, karaingang damayan baga ng mga may kaya at wagas na kamahalan.

¡Mangagsipanandata kayo mararangal na pusó mangagsipanandata kayo! ¡Siana ang manga pagtitiis!

Ang katagalugan ay hinila sa kaalipinan. Ang Ynang Bayan ay tinatangisan ang pagkapalungi ng kaniang mga anak.

Masdan ninio ang ating mga sambahang dinungisan ng mga kahalili ni Jesucristo na ang mga lalong kagalanggalang na kasangkapan ay guinawa lamang masisibang sisidlan ng kanilang gawang pangangalakal sa ngalan ng Dios. Walang bahalá sa kanilang pinanumpang karalitaan gagandahang ugali at sa kalinisan ng lahat ang mga *Frayle* ay salapi lamang ang tinitingnan, ng makapagbinyag, makapagkasal at makapaglibing sa mga bulaan na di nananalig sa isang Dios na tunay; nguni't labhasain ó lamunin ng mga uak ang mga tagalog na walang pilak. Sukat ang mayayaman lamang ang pinagbiyayaan ng dalangin at katawan ni Jesucristo.

Masdan niniyo ang ating mga tahanan. Ang kanilang mga haliguing bato at lupang dinilig ng pauis ng ating magulang ay pinagagawan lamang niang mga Frayle na ualang kinikilalang kautusan kung di ang kapangyarihan ng kanilang kalooban at matatapang ng magnakaw ng mga bunga ng ating kapagalan, samantalang isinisigaw nila ang kanilang panatang pagpapákarukhá at pagiingat ng katauan laban sa kahalayan.

¡Ay ng isang maganak na may itinagong ano mang yaman! ¡ay ng Ynang may alagang isang bulaklak na may kagandahan! Karakaraka ñganing ikaguiguing sanhi lamang ng mga luhá ng pagpapahamak ng puri at pagkatapon ng mga

ualang salang magulang at kapatid. Tingnan ninyo ang katuiran na yinoyurakan at guinagawá munang kaguilaguilalas na pangdayá, bago sa ikapagtatangol ng katagalugan, saan saan may ang pagbabalá at ang pagpapasuhol. Ang mga pinunó sa bayan bayan ay hinamak at ni walang halaga. Ang pañgañgalaga sa bayan at ang mga kayamanan ay sinilá ñg kalupitang asal, at kasakiman ng tubo't tubong pañgañgalakal. Sa pamahalaan at sa mga ganapan ng katungkulan ng mga matataas na pinuno na doo'y hinahalay lamang ang mga tagalog ay naghahari ang kasauian at pinapagbubuhat at katibayan ng tao hindi sa talagang katuiran kung di sa ualang saguting kalooban ng alin man sa mga pinuno ang lisia at kabulaanan ang itinuturo sa kalahatan; sa mga bahay aralan at taga kalat balita sa araw araw ay ang lubos na kasukaban; saan saan may ang kamammañgan ang kadustaan, ang gauing masamá at ang kasiraan.

Walang halaga ang mga tapat sa suplong ang mga sumbong, ang mga karaiñgan, ay pawang kaalipustaan ang tinamo lamang. ¿Ano ang guinawá sa ating mga matuid na kahiñgian na alisin ang mga Frayle dito sa lupang katagalugan? Ano ang guinawa sa ating gunamgunam at pagmamatuid na ipinahayag upang magkaroon ng pinakakatauang bayan itong katagalugan, na maitututol baga ang kaniang balang tapat na maibig sa mga kapisanan ng mga katawang bayan sa España? ¡Oh karunuñgan at katotohanan! Ang mga nagsisihiñging ampon sa katuiran, lahat ay isinadlak sa bibitayan ó sa pagkatapon. ¡Siana mga kahalayan! ¡Mañgag si panandata kayo mga kababayan! Mañgag si panandata kayo mga kapatid!

Maguiliw sa kagalingan ng lahat ay nilalayon namin ang kalualhatiang magkamit ng kalayaan, ang sariling kapangyarihan at ang kapurihan nitong Ynang Bayan. Ninanais namin ang isang kautusang yari sa kalooban ng tunay namamayan na maging katibayan at pitagan sa kanilang lahat na ualang ililisan kahiman at sino.

Nagnanasá kami ñg isang pamahalaang magpakilala ñg mga buhay na lakas ñg isang bayan at doo'y mañgasiwá ang lalong may karapatan, ang lalong may mga puri at matalinong pagiisip, na dititingnan, dukha man o mayaman man at lahing pinanggalingan.

Ninanais namin na dito sa sang kapuluan ay huag may matuntong kahit isang Frayle huag may manatile kahit isang convento kahit anomang tahanang makasisira, kahit alin mang mga kaibigan niang mga pusong naugali ñg mga Frayle na itoy lupang katagalugan ay guinawang pañgalawang España ñg kanila ñg mapagusig na kalupitan. Sa aming hanay kailan may igagalang ang kaayusan.

Sa ilalim ñg aming bandila ang katuiran ay siang mamamahala magpakailan man.

Kaming mga tunay na anak ñg kalayaang inagaw sa amin ñg malaking katampalasanan, ay aming itatangal sa sang sinukuban, na kami'y nararapat magkaroon ñg isang sariling pamahalaan isang sariling Ynang Bayan gaya ñg kami'y mayroong isang sariling wika.

Ypinagtatanim namin ang pañgalang kalaitlait na ipinalalayaw sa amin ñgayon ñg aming mga kaaway kami ang mga tapat na anak na walang liñgon sa aming buhay at kayamanan sa mga kaguinhauahan at lahat ñg kapansanan ay ipinagkakaloob namin ang amin dugo sa kagaliñgan ñg Ynang Bayan, sa kapayapaan ñg aming mga kababayan at sa ikaliligtas sa kaalipinan ñg aming anak.

¡¡¡Mabuhay sa kalayaan ang Katagalugan!!!
Agosto '97.

Ang napabantog na tulang *A La Patria* ni Emilio Jacinto ay hindi ko na inilakip dito pagka't naihayag na ng aking ama sa kanyang sinulat na buhay ng naturang bayani. Ang orihinal ng nasabing tula ay iniingatan ko rin. Nagkaroon kami ng sipi ng kanyang makatas na lathalang *Sa Mga Kababayan* na lumabas sa unang bilang ng *Kalayaan*, nguni't ang mga unang dahon ng siping iniingatan namin ay nawala at siya ngayong hindi ko makita.

## III

## PITONG LIHAM NA PADALA SA KANYA...

Kabilang sa maraming liham na natagpuan namin sa mga kasulatan ni Emilio Jacinto ay ang mga padala sa kanya ni Andres Bonifacio, Gregoria de Jesus, may-bahay ni Andres Bonifacio at Antonino Guevara na pawang tumutukoy sa makasaysayang halalan sa Teheros na pinagmulan ng alitan ni Andres Bonifacio at ng mga kabig ni Hen. Aguinaldo. Ang mga kasulatang ito'y isinama ko sa aking sinulat na akdang "ANG SIGALOT NI BONIFACIO AT NI AGUINALDO", na may Paunang Salita ni Hen. Artemio Ricarte. Ang sisipiin ko naman ngayon ay ilan sa mga liham na padala sa kanya na karapat-dapat ding mapasama sa kasaysayan ng buhay ni Emilio Jacinto:

**Mayo 7 de 1897**

**Mgo. Emilio Jacinto**

**Minamahal kong P. Digma, tinangap ko kahapon ang iñong sulat ng 3 ng Abril, na lubos kong ikinagalak ang iñong pagaalay ng mga partida na sinasabi sa iñong sulat, subalit hindi po dapat pisanin lahat dine sa isang lugar ang nabanguit na partida, at mauaualan tayo ng labanan sa Maynila at Bulakan, kaya po ang ina-antay kong ipagkaloob lamang niño sa akin ay limampung remington o mauser, sa loob ng isang lingo ay dumating dine mula sa matangap niño itong sulat; sa iñong kahilingan na biguiang kayo ng detalles ay may razon politika na hindi dapat ipagkatiuala sa sulat, datapuat may katibayan labis ang kalalaguian ng aming fuersa, cay sa mga bayang aking isinulat sa iño. tangap ang yakap ng kapatid**

**P. R.**

**Maitem (?)**

**P. D. Padalhan niño ng kasangkapan ng gaua-an ng kapsula at polvora, at sinasabi sa sulat na kalakip nito ay apat na kaja ay hustuhing sampu, ang lahat na ito ay ipadala sa tropa at totoong kailangan**

**Mayo 7 de 1897**

**Mgo. Emilio Jacinto**

**Minamahal kong P. Digma: kahapon ko tinangap ang sulat niño ng 3 de Abril sulat na aking pinasasalamatan lalong-lalo—entre parenteis hindi bale**

Mayo 8 de 1897

Mgo. Emilio Jacinto

Ang sulat ko sa iño ng fecha 7 nito rin lumalakad, ay kung hindi pa niño tinatangap, bagay po sa aking hiling na biguian niño ako ng limampung fuerza o reminton, sampung kajang polvora at maestranza na gauaan ng kap-sula; ay dito na niño pasamahin sa may dala nitong sulat, at totoo ko pong kailangan sa madaling panahon ang limampung reminton o fuerza na taglayen ang kasangkapan at polvora; na huag po lamang ang hindi, at bago na po niño malaman ang lugar na aming kalalaguian.

Tangapin niño ang yakap ng may tapat na puso at lumingap kayo sa iñong kapatid

P. R.

Maitem (?)

Sr. D. Emilio Jacinto
Manila 8 de Enero 98

Muy Sr. mio y amigo cami ng dalaua ni mang Julian ay nangyaring sumolat nitong ilang letra ang una po ay cumusta sa inyo at sa mga familia.

Pues Sr. ang dahilan po at bagay nitong aming sulat, ay mangyaring caming dalaua ay pag calouban ng firma at sello dito sa calaquip na Certificacion na para na po ninong Aua dine sa aming mga kahirapan, para cami ay macapasuc ng personero cay capitang Luis, sa pag ca po at itoy siyang hinihingui ang antigong catipunan caya po sa hangan dito ay lubos ang aming pag asa ng iñong capatid na nagaantay pag utusan, at toloy laquip ang madlang pasalamat sa aming mga bagabag nitong iñong servidor na si

Apolinario Solcosa (?)
at Julian Aguila

P. D. Cayo na po ang bahalang mag componi ng casiraan ng saysay sa nasabing importa na Certificacion

(May membrete)
EJERCITO LIBERTADOR
COMANDANCIA GENERAL
DE
FILIPINAS

Mas D. G. Emilio Jacinto

Kapatid na Emilio: Sa malaking pagnanasa ko na tayoi magkaulayao at gayon din si G. Pedro Cortes ay kun mangyayare sana ay kayoi dumating dine sa madaling panahon sa akin tahanan, sapagkat kinakailangan na sa prov.a ng Laguna ay magkaroon ng

isang gobernador, kaya minarapat kong tayoi paparinihen at siya namin inilagda at si G. Pedro Cortes ay Korl. sa Campamento ni Ponciano (?) Rizal caya parine kayo at inyong kunin ang mga titulo at tatangap kayo ng atas.

Antay ko ang kasagutan ninyo.

Yngatan kayo ng Dios ng mahabang panahon.

Macati 30 de Abril 1898.

PIO DEL PILAR

29 de Octubre de 1898

M. Emilio Jacinto

Minamahal kong kapatid malaking tua ko't pasasalamat kung ikaw malualhating datnin nitong aking sulat lalong lalo pa kung ikaw ay na lalagi sa kapayapaan at walang anomang na giging sakuna

Ay kapatid, matay kuman tinpiin sa sariling loob itong mga dalamhating aking tinatagla'y tila wala ng pag kasiayahan kaya ikaw na lamang ang unang aking madadaingan sa pagkat sigurong di kaila sa iyo ang na pagsapit niring abang buhay kaya baka mamaaarit mamatamising ng inyong kalooban na pagkalooban ng kaunti ang aking kapatid at magulang sa pagkat walang sukat pagkakitaan dito, ay kapatid ang aking ina ay nagtitiis pumasok sa istangki gumagana ng sikapat isang araw nagtitiis araw gabi kaya palaging aking ipinag kakaramdam ako namay walang sukat magawa siguro namang talastas mo na kundi nang kaganong napaalis ang aking ama ay di tutoong mag mag kakaganoon kami kaya ikaw na ang bahalang mag sabi sa inyong asawa ng bagay

Yto na lamang at wala ng iba laganap ang maraming kumusta tuloy lumingap ka ng akalang kaya sa iyong kapatid na si

Gregoria de Jesus

Sa G. Emilio Jacinto

Querido h. ang kadahilanan nitong aquing sulat ang unang una,i ay akoy nagkokomusta saiñio diang ng maraming marami at kung ako'y naman ang gusto ninyong matanto ay mabuti sa aua ng P. Dios at ualang karamdaman, at ang nagdadala sa aquin ay ang kaualaan kung kaya hindi ako makaparian saiñio para masabi ko saiñio ang akin kailangan na ibig kong hingiin saiñio na baka maaring pagkalooban ninyo ako ng isang Certificado o katibayan ng katipunan ng mga Z. Ll. B. at kung ha hangan ng akin ay hindi ko kailangan sa pagkat mayroon akong asawa at dalawang anak ay tila mandin siang na ngangailangan kaya akoy pagkalooban ninyo ng akoy makaparoon sa Malolos at akoy magpipresenta na sa ating Dictador kung iñiong kalooban dala ng akin kaualan ng pagkabuhay at buhat pa ng magkagulu sa unang kaguluhan ng Santa Mesa ay ualan pinapasukan ako at uala akong naquiquita ni isang

veles magpahangan ngayon noon akoy nasa Ymus pa ay ako ang lugar kapitan kaual *Sadatahan* (?) ni G. Andres Bonifacio at na pa sama rin aco sa laban sa Zapote na tatlong veces at sa Noveleta ay gayon din tatlong veces at ako isa sa nakulung sa labanan sa San Fran.co de Malabon pero akoy ualang nombramiento ni Don Andres pati sa labanan sa Mariñas noon panahoy yaon ay kasama ako ni Don Andres ay hindi ako nabigyan ng katibayan; kaya bigyan ninyo ako magbuhat ng akoy iniciahin sa katipunan magmula ng 16 ng Marzo ng 1894. Sa aking katungkulan Taga ingat yaman Sangunian Manhiganti. Tila kung wala niyan ay ualang mararating at ualang kakasapitan ang kalagayan ko kaya akoy kaauan mo at uala aco ni isang veles segurong talastas muna at nakita mo rin ako sa labas at ng pasukin ng kastila ang Real ng Pasig ay naroon din ako noon despiras ng Pasco ng 96.

Yto na lamang at tuloy comusta at mangyarin tayo,i, magkausap.

Julian Aguila y Gahis (?)

Maynila 22 ng Nov.e ng 1898

(May tatak)
Republika Filipina
Concepcion
Manila

Longos 15 de Enero de 1899

Emilio Tanggapin mo ytong aquin sulat bagay sa ypinagaua ng Espiritismo Cristiano sa aquin na isang Marcha Real Filipina ay ito ay Tutugtuguin sa 24 nitong Buan ito sa pagpasoc ng katipunan sa Maynila ito huag babaguhin ang Armonia at dag dagan ng ibang Ystormen para sa Gran Osquesta gni Marcelo Adonay at yan ang nasa ca alam ng novena Mayor na hindi y nuusu ngayon Siglong ito caya ngayon ay siang iuusu sa pagkat tayo ay hindi Ereges na paris nang Castila ang musica nila galing kay Luciper Ynvencion ni San Canoto Pulitao ng Siglo mil catorce sa Ynglaterra caya hindi sila marunon ng novena Mayor at masamang paquingan ng Demonio at sila ay *nanaeg a ci balj* con marinig itong novena ni Maria Ynmaculada Concepcion ito uala silang lunas at tacot sila sa novena. Nga yon ito huag dadagdagan nang Armonia ni Canto at dian cumuha ng Armonia sa Tompas para sa Viola at Violoncello at Clarinete Bago at dagdagan ng Tompas at Trombone para sa 64 Personas at ycao ay lumuas sa Maynila at siang mag sabi qui Marcelo at ibigay mo itong sulat at ng maalaman ang gagaoin ito na lamang

Guillermo Lisboa y Bagayan.

## IV

## ANG UNANG PAGDIRIWANG SA KARANGALAN NI JACINTO

Ang kaunaunahang pagdiriwang alang-alang sa karangalan ni Emilio Jacinto ay idinaos sa purok ng Troso, Maynila, noong ika-19 at ika-20 ng Abril ng 1913. Totoong maningning ang ginanap na pagdiriwang at nagkaroon pa ng isang malaking timpalak panitik na sinalihan ng lalong mahuhusay na makata at manunulat sa Kapuluan.

Sa unang araw ay nagkaroon ng mga pailaw at paglilibot ng mga banda ng musika. Kinabukasan ng umaga at nang dumating ang ika 7:30, ayon sa nakalagay sa palatuntunan, ay inilakad ang mahabang parada na sinamahan ng mga sumusunod:

1. Isang pangkat ng pulisya.
2. Ang Grand Marshall na si G. Guillermo G. Gana at ang kanyang mga ayudante.
3. Banda ng Musika.
4. "Union de Ciclistas Filipinos", may bandila at mga kasaping nangakasakay sa bisikleta.
5. Pahayagang El Ideal-Ang Mithi, bandila at mga kawani.
6. "La at Ang Democracia", mga kinatawang nasa kotse.
7. "Consolidacion Nacional", ang mga manunulat na nasa kotse.
8. "La Luz", limbagan, mga kinatawang nasa kotse.
9. "Tagumpay", limbagan, mga kinatawang nasa kotse.
10. "Obreros Cantineros Filipinos", bandila at lupong pamunuang nasa kotse.
11. "Katubusan", pagawaan ng tabako, bandila at lupung pamunuang nasa kotse.
12. "Dakilang Rizal", bandila at lupung pamunuang nasa kotse.
13. "Aliw", ng pagawaan ng tabakong "Katubusan", bandila at lupung pamunuang nasa kotse.
14. "Buhay K. Rizal", bandila at mga kasapi.
15. "Adhika ng Mahirap", bandila at mga kasapi.
16. "Anak ng Katuwiran", bandila at mga kasapi.
17. "Bangis ng Pagkakaisa", bandila at mga kasapi.

